


**Salin sa Filipino**
**اللغة الفلبينية**

**IMAM MUHAMMAD SHIRAZI**

# ANG BIBLIYA AT ANG KRISTIYANISMO

## *SA PANANAW NG ISLAM*

نظرة الإسلام للمسيحية والإنجيل

Nagsalin sa wikang Filipino:
**Mary Ann Into Clerigo**
May - 2009

Nagsaayos ng pagsasalin sa wikang Filipino
Filipino Educators

لجنة الترجمة
هيئة محمد الأمين ﷺ

**ريع هذا العمل يذهب في أعمال البر**

Foundation of Muhammad Al- Ameen (sumakanya nawa ang kapayapaan)

Muhammad Al-Ameen (sumakanya nawa ang kapayapaan) Foundation

P.O. Box 5987
Hawalli, 32090
State of Kuwait

alameen110@yahoo.com

Inilathala ng

Muhammad Al-Ameen (sumakanya nawa ang kapayapaan)
Foundation

Unang limbag sa wikang Filipino, 2009
الطبعة الأولى باللغة الفلبينية 2009



Ang katalugong talaan ng aklat na ito ay matatagpuan sa silid aklatan ng Britanya.

# Mga Nilalaman

Sa mga taong may Bibliya, mayroon talagang mga tiyak na naniniwala kay Allah at anuman ang naipahayag sa iyo, at anuman ang naipahayag na sa kanila, sa pagpapakumbaba ng kanilang mga sarili kay Allah at hindi ang pagbebenta ng mga naipahayag ni Allah sa mababang halaga. Sila ay magkakaroon ng gantimpala sa Panginoon; tunay ngang ang pagtatala ni Allah ay mabilis.

Ang banal na Koran, Ang Pamilya ni Emran (3): 199

## Pambungad na Salita

Sa paghahanap ng katotohanan, may dalawang mga pangunahing paraan ang maaaring gamitin na makakatulong sa pagkamit ng hinahangad na layunin, ang una ay ang paggamit ng purong dahilan at malinaw na pangangatwiran upang makamit ang nais maabot o ikalawa, sa pagsuring mabuti sa iba't ibang mga pananampalataya, paniniwala, at pangkat ng magkakapanalig, sinisiyasat ang isa't isa sa tulong ng katwiran at paliwanag upang makilala ang kalipunan ng mga ituturo o ng paaralan ng kaisipan na nagbibigay nang walang pag-alinlangan, pinakamahusay na paraan sa katotohanan.

Ipinapakilala sa aklat na ito, ang mga payak na gawa ng may-akda na may kaugnayan sa dalawang relihiyon, kung saan bawat isa ay tumawag ng dalawang bilyong tagasunod ang Islam at Kristiyanismo.

Sa unang bahagi, ang mga ilang halimbawa ng pakikibaka sa pagitan ng propeta ng Islam na si Muhammad, gayon din sa mga Imam at kanilang kaapu-apuhan, at ang iba pang mga tao ay ipinakikilala. Ang mga ito ay naglalarawan ng asal at mga tulong nagawa ng propeta sa iba.

Sa ikalawang bahagi ng aklat na ito, ang mga pagtatalo at mga pagtatalakayan ng may-akda sa mga Kristiyano ay ipinapakita. Sa mga pagtatalo

pinaninindigan ng may-akda ang paglapit at gumamit ng mga palagay katulad sa propeta ng Islam at mga Imam na kanyang kaapu-apuhan, ayon sa madaling pagtukoy sa unang bahagi ng aklat na ito. Iba't ibang nauukol na usapin, mula sa pangkalahatan at legal na antas, hanggang sa makasaysayan at maka-agham ay tinalakay, sa mapayapa at makatwirang kapaligiran na nagbibigay daan sa mga taludtod ng Koran:

***(Anyayahan (ang mga tao) sa daan ng panginoon (ang Islam) ng may karunungan at mabuting pangangaral, at mangatwiran sa kanila sa paraang nakabubuti)*** 16:125

Ang sinumang lumapit ng may natamong matalas na pag-unawa sa Islam na karaniwang baluktot at hindi totoo, ay nasa magandang kalagayan upang makita ang katotohanan sa Islam pagkatapos ng pakikipagtalo sa may-akda, hanggang sa matutunan nilang yakapin ang Islam bilang daan ng kanilang buhay.

Ang panig ng Muslim sa mga pagtatalo ang pinakamakapangyarihang karapatan ng Islam sa kasalukuyang panahon, ang yumaong si Ayatollah Al-Udhman Imam Muhammad Shirazi. Ang mga pagtatalo na ipinakikita rito ay ginawa nang siya ay nasa Iraq. Hindi na kailangang sabihin pa na ang yumaong si Imam Shirazi ay nagpatuloy sa makatwiran na pagtatalo at maka-agham na pagpaplitang-kuro sa iba sa kanyang

buong buhay, at sa kanyang pamamalagi sa Kuwait (1970-1979) at sa Iran (1980-2001) libu-libo ang nakipagtalo sa kanya tungkol sa Islam, marami din ang yumakap sa Islam sa bandang huli, pati na rin sa mga yumakap sa pakikinig ng kanyang mga panayam o pagbabasa sa kanyang mga aklat na humigit sa 1,000. Ang mga naulat sa mga yumakap sa Islam ay gumagad sa pahayagan, at ito ay nagpatuloy hanggang sa kanyang pagkamatay noong ika-17 ng Disyembre 2001.

Ang unang bahagi nito ay unang nailimbag (lathala) sa Arabik bilang hiwalay na maliit na aklat sa dekada pitumpu at ito ay naisalin sa wikang Ingles upang maipakilala sa mga mambabasa ng Ingles sa pagsisikap na maipakilala ang Islam, gayon pa man maaaring ito ay natatakdaan. Ang Islam ay relihiyon ng may katwiran at pagpapasiya na humihikayat sa pagsasaliksik ng kaalaman, na tumutugma sa kalikasan ng sangkatauhan. Ang mga turo nito ay nababagay at nagagamit sa bawat panahon, lugar at salinlahi, sa Islam at ang batas nito, tumulong sa iba upang kanilang malaman upang ang mga turo ng Islam ay mapagbukod at maisagawa para sa kabutihang panlahat at malawak na pang-unawa sa sangkatauhan.

Sa ikatlong bahagi ng aklat na ito, gumawa ang may-akda ng maikli at malinaw na pagsusuri sa mga kasalungatan sa Bibliya na ang iba ay mga

huwad na pagpapalagay sa Panginoon at gayundin ang huwad at malaswang mga pagpapahalaga sa mga sugo ng Panginoon. Ang gawang ito ay unang nailathala sa wikang Arabik bilang bukod na aklat.

Tinanggihan ng may-akda ang hinuha na ang mga propeta ng Panginoon, na siyang pinakamatapat at maka-Diyos na mga tao sa lipunan ng sangkatauhan ay maaaring makagawa ng mga kilos tulad ng pandaraya, pangangalunya at pagpatay. Ang mga kagalang-galang na kasapi ng lipunan ay hindi matutulad sa ganyang kapariwaraan. Sila ay humantong sa kalagayan ng pagdisiplina sa sarili, pagkamatulungin, matapat, at banal kaya malayong mangyari na sila ay sumuway at gumawa ng ganoong mga kilos.

Ayon sa pagpapalagay ng may-akda ang Bibliya na mayroon ngayon na ipinamamahagi ay nabago at malayo sa katotohanan, kung kaya, ito ay hindi kapani-paniwala bilang sanggunian at panggagalingan ng pamamatnubay ng sangkatauhan.

Sa ikaapat na bahagi ng aklat na ito, ang ibang mga turo ng Banal na Koran ay nagpapakilala kay Hesu Kristo at sa kanyang ina, sumakanila nawa ang kapayapaan. Ang mga turong ito ay tumatalakay sa iba't ibang aspekto ni Hesus at kanyang ina; at kung sino si Hesus at kung sino

ang hindi siya, ang kanyang mga turo at pakay at ang kanyang pag-akyat sa langit sa dakong huli.

Anyayahan (ang mga tao) patungo sa inyong Panginoon –ang Islam- nang may karunungan at mabuting panghihikayat at mangatwiran sa kanila sa pinakamabuting paraan:

Ang Banal Koran, Ang Bubuyog (16):125

## PASIMULA

Ang Islam ay laging nananalig sa pagpapalitang-kuro at katwiran upang itaguyod ang paninindigan at palaganapin ang mga turo nito. Salungat sa mga natatakot sa Islam na nagsasabing ang Islam ay nagpapalaganap ng mensahe sa pamamagitan ng espada, ang Islam ay humihikayat ng mga matatapat mula sa apat na sulok ng mundo sa pamamagitan ng katwiran, sa paghikayat sa iba na magnilay kung ano ang nais iparating ng Islam. Ang paraang ito ang naging dahilan na nagmula sa mga turo ni Allah sa berso ng Koran {(Anyayahan (ang mga tao) sa Daan ng iyong Panginoon -ang Islam- nang may karunungan at pangaral...} [1]

Puno ng katwiran at pangaral, ang mananampalatayang Muslim ay tumutugon sa anumang pagtatalo nang may bukas na isip at walang anumang pang-aapi sapagkat siya ay interesado lamang sa katotohanan. Kung kaya't ang paninindigan ng mga tapat na Muslim at kanilang saloobin sa pagtatalo ay ibabatay sa berso ng Koran, {At kami o kayo ay maaaring may wastong paggabay o nagpapakita ng pagkakamali}.[2]

Ito ang panuntunan ng may-akda sa pangangasiwa ng kanyang pakikipagtalakayan sa mga hindi Muslim na makikita sa pagpapakilala sa aklat na ito.

Kakambal ng karunungan at pangangatwiran ay iba pang paraan na bubuo sa nauna, at iyon ay hinahon, kabaitan, tiyaga, at kapatawaran. Mula sa berso sa Koran na {at

---

[1] Ang Banal na Koran, Ang Bubuyog (16): 125
[2] Ang Banal na Koran, *Saba'* (34): 24

mangatwiran sa kanila sa pinakamabuting paraan}[3], ang paraang ito ay ang pinakatamang panghihikayat ng Islam, at makikita sa mga turo at mga pamamatnubay ng huling sugo ni Allah na si Propetang Muhammad, *sumakanya nawa ang kapayapaan at pagpapala at sa kanyang kaapu-apuhan,* gayon din sa walang kamaliang mga Imam sa kanilang kaapu-apuhan.

Si Imam Ali, *sumasakanya nawa ang kapayapaan* , ay nag-ulat na, "Ang banal na propeta na si Muhammad ay mismong nagkautang ng pera sa isang Hudyo, at isang umaga ang Hudyo ay pumunta sa propeta upang hingin ang kanyang pera. Sinabi ng propeta sa kanya na wala siyang pera para mabayaran anuman ang kanyang utang. Sinabi ng Hudyo,"Hindi kita iiwan hanggang hindi mo naibabalik sa akin ang pera." Ipinakulong at pinagbawalan ng Hudyo si propeta Muhammad, *sumakanya nawa ang kapayapaan.* Buhat nang iginiit ng Hudyo ang pagbabawal sa propeta at ang huli ay nagkautang sa nauna, siya ay tumalima sa kanya. At sa pagkakataong ito si Propeta Muhammad ay hindi lamang Sugo ng Panginoon; Siya rin ang pinuno at puno ng lipunang Islam, namamahala ng kinikilalang kapangyarihan at kakayahan. Kapag [oras] na ng tanghaling panalangin ang Propeta ay nagdadasal, at ang ganitong gawain ay nananatili hanggang sa mga susunod na oras ng pagdarasal at hanggang sa susunod na araw, at ang Hudyo ay namalagi pa rin sa tabi ng Propeta, *sumakanya nawa ang kapayapaan at sa kanyang kapamilya.* Nagalit ang mga kasamahan ng Propeta sa ginagawa ng Hudyo, at sila ay nag-umpisang magbanta dito. Salungat sa kanilang inaasal, ang Propeta ay nagtanong sa kanila,

---

[3]Ang Banal na Koran, Ang Bubuyog (16): 125

"Ano ang inyong ginagawa?" Sila ay sumagot,"O sugo ni Allah" ikaw ay ipinakulong ng Hudyo."

Si Propeta Muhammad ay sumagot," Ako ay hindi ipinadala ng aking Panginoon sa maling tao na nasa ilalim ng pangangalaga ng lipunang Islam o sa kaninuman!"

Sa tanghaling tapat ng sumunod na araw, sa nakitang pag-uugali ng propeta ng Islam, sinabi ng Hudyo," aking pinatutunayan na walang ibang panginoon kundi si Allah, at si Muhammad lamang ang Kanyang Alipin at Sugo... at aking ibibigay ang kalahati ng aking pera sa kadahilanan ni Allah..."[4]

Ayon sa berso ng Koran{at kapag sila ay kinausap ng mangmang sila ay sumagot (nang) mapayapa }[5], nang lumapit ang taong Kristiyano kay Imam Baqer at pakutyang sinabi," Ikaw ba ay Baqar [ibig sabihin ay baka]?" Ang Imam, sumakanya nawa ang kapayapaan, ang sumagot."Ako si Baqir [na ang totoong kahulugan ay tagahati ng kaalaman, i.e bilang may pinakamalawak na kaalaman sa kanyang panahon na naging kilala]."

Siya ay nagsabi," Hindi ba ikaw ang anak ng tagapagluto?" Ang Imam ay sumagot," Iyon ay kanyang kakayahan,"

Ang taong Kristiyano ay nagpatuloy pa rin sa pakikipag-usap sa Imam," Hindi ba ikaw ang anak ng nakahihiyang Negro?" Ang Imam ay mahinahong sumagot,"Kung ikaw

---

[4] Sheikh al-Sadouq, "al-Amali", ph.465.

[5] Ang Banal na Koran, Ang Pamantayan (25) : 63.

ay nagsasabi ng katotohanan, patawarin ka nawa ni Allah, at kung ikaw ay nagsisinungaling patawarin ka nawa ni Allah."

Ang mahinahon, magalang at kawalang-dahas na mga sagot ng Imam ang humimok sa taong Kristiyano sa katotohanan at buong pusong sumunod sa Islam.

Gaya rin ito ng mga paraang ginamit ni propeta Muhammad, *sumakanya nawa ang kapayapaan at sa kanyang tunay na pamilya*, sa pakikitungo sa iba; sa pamamagitan ng pagkamaawain at habag, hinahon, pagpapatawad, at kagandahang-loob, kanyang naakit ang mga puso at isipan ng mga tao. Sa kadahilanang ito sinabi ng Makapangyarihang Allah na {Bahagi ng Awa ni Allah na ikaw ay makitungo nang mahinahon sa kanila, kapag ikaw ay mabalasik o malupit, sila ay maaaring lumayo sa iyo...}[6]

Sa paraang ito, ang Islam ngayon ay umakit ng dalawang bilyong mananampalataya sa kabila ng mga kabuktutan na nagawa sa mga tinatawag na mga Muslim sa ngalan ng Islam sa loob ng maraming siglo.

Ang mga sumunod ay manuskrito ng isa sa mga labanan sa pagitan ng mga Muslim at hindi Muslim sa pagsisimula ng Islam noong 1400 taong nakaraan.

[6] Ang Banal na Koran, Ang Pamilya ni Emran (3): 159.

## Ang Pagdayo sa Abyssinia

Naging mahirap ang pagsubok para sa mga Muslim nang mag-umpisa sa tungkulin si propeta Muhammad, *sumakanya nawa ang kapayapaan*, binigyan niya ng pahintulot ang pangkat sa kanila na dumayo sa Abyssinia at sinabing: sa lupain na iyon ay may hari[7] na hindi nagkakamali sa tao. Ito ay lupa ng katapatan at kayo ay pumunta doon hanggang si Allah ay magbigay ng ginhawa mula sa iyong paghihirap.

May walumpu't tatlong kalalakihan at labingwalong kababaihan mula sa tribo ni Quraysh, na pinangungunahan ni Ja'far ibn Abu Talib ang umalis sa Makka. Si Ja'far na pinsan ni propeta Muhammad ay pinili ng propeta dahil sa kanyang angking katapangan at kahusayan sa pakikipag-usap, ganoon din sa kanyang kaalaman at pagsunod sa mga turo ng Islam.

Nang ang mga pinuno ng Quraysh na tiyak na mga kalaban at mapang-api sa mga Muslim at kay propetang Muhammad sa Makka ay nakita na ang mga dumayo na ligtas sa lupang santuwaryo kasama ang mga mabubuting tagasunod na mga Negus, sila ay nagtipon sa Bahay ng Pagtitipon at sinabi: Tayo ay may dahilan sa paghihiganti sa mga andoon sa Negus. Kaya tayo ay mag-ipon ng pera at ihandog ito sa mga Negus upang kanilang ibigay sa atin ang mga Muslim at pumili kayo ng dalawang tao na gagawa ng tungkulin. Kaya kanilang ipinadala si Amr ibn Al-'As at Ammarah ibn Al-Walid ang nagdala ng regalo, sila ay tumulak papuntang Abyssinia.

[7] Siya ay kilala bilang tagasunod ng mga turo ni Hesu Kristo.

Nang sila ay pumasok sa Negus, sila ay pumanikluhod sa kanya at bumati at sinabing; Ang aming mga tao ay magbibigay sa iyo ng tapat na pagpapayo. Kami ay ipinadala upang magbabala sa iyo ng mga taong lumalapit sapagkat sila ay kalipunan ng mga sinungaling, ang taong darating at mag-aangkin na siya ay Sugo ni Allah at walang ibang susunod sa kanya maliban sa mga manloloko. Kaya sila ay aming hinadlangan sa isang lugar kung saan walang isa mang makakapasok at walang isa mang makalalabas sa sukdulang gutom at uhaw ay pumatay sa kanila. Nang ang mga bagay ay naging mahirap, kanyang ipadala ang kanyang pamangkin upang suhulan ang iyong relihiyon at kaharian.Kaya ikaw ay mag-ingat sa kanila at ipaubaya mo sila sa amin nang ikaw ay guminhawa. Ang pagpapatunay nito ay kapag sila ay lumapit sa iyo sila ay hindi magpapanikluhod at hindi babati tulad ng nakagawiang pagbati sapagkat ayaw nila ng iyong relihiyon.

Nang sila ay ipinatawag ng Negus at sila ay naroon din, si Ja'far ibn Abi-Talib na nasa pintuan ay tinawag at nagsabing: Ang kasapakat ng Panginoon ay humihingi ng iyong pahintulot na pumasok."

Sinabi ng Negus: “Hayaan siyang sabihin muli iyon ....”

Inulit ni Ja'far ang kanyang mga sinabi at sinabi ng Negus: “Katunayan papasukin sila ng ligtas at sa Kanyang paggabay”. Sila ay pumasok ng walang pagpapanikluhod sa kanya.

Sinabi ng Negus: "Ano ang pumigil sa inyo sa pagpapanikluhod sa akin?"

Sila ay sumagot: “Nagmamanikluhod lamang kami kay Allah na Siyang lumikha sa iyo at nagbigay sa iyo ng kapangyarihan. Ginagawa namin ang pagpapanikluhod bilang pagbati noong kami ay sumasamba pa sa mga diyus-diyusan ngunit si Allah ay nagpadala ng totoong propeta sa atin at nag-utos sa amin na gamitin ang pagbati sa paraang tama, bilang "kapayapaan", ang pagbati ng mga tao sa Paraiso.

Ito ay natanto ng mga Negus na ito ay totoo at ito rin ay nasa Torah at sa Pangaral, at siya ay nagtanong "Sino sa inyo ang humingi ng pahintulot na pumasok."

Sinabi ni Ja'far: "Ako iyon."

Sinabi ng Negus: “Magsalita ka."

Si Ja'far ay nagsalita: "Ikaw ay hari at ang mahahabang pananalita ay hindi nababagay sa iyong harapan. Ako ay makikiusap sa kapakanan ng aking mga kasama na hayaang isa’t isa sa kanila ay magsalita at ikaw ay makikinig ng aming pag-uusap."

Si ‘Amr ibn Al-'As ay nagsabi: " Magsalita ka na."

Sinabi ni Ja'far sa mga Negus: “Pakitanong sa kanya kung kami ba ay mga alipin o malalayang tao at kung kami ay mga alipin na tumakas sa aming mga amo kami ay ibalik sa kanila."

Sinabi ni ‘Amr: "Hindi, sila ay malaya at marangal na mga tao."

Si Ja'far ay nagwika: "Kami ba ay makatwirang nagpadanak ng dugo upang tiyak na kami ay makaganti?"

Si 'Amr ay nagwika: "Hindi kahit gapatak."

Sinabi ni Ja'far: "Kami ba ay hindi makatwirang kumuha ng kayamanan ng tao na dapat naming bayaran?"

Sinabi ni 'Amr: "Hindi kahit sentimo."

Nagwika ang mga Negus: "Kung gayon, ano ang iyong kailangan sa kanila."

Sinabi ni 'Amr: "Kami at sila ay iisa ang relihiyon, ang relihiyon ng aming ninuno ngunit iyon ay kanilang tinalikuran at sumunod sa iba."

Sinabi ng Negus kay Ja'far: "Ano ang sinunod mong relihiyon at ano ang sinusunod mo ngayon? Sabihin mo sa akin ang totoo."

Si Ja'far ay nagwika: "Sa relihiyong aming iniwan, na relihiyon ng demonyo; hindi namin kinikilala si Allah at nananampalataya kami sa mga bato. At sa relihiyon na aming ipinalit ito ay relihiyon ni Allah, ang Islam ay ipinadala sa atin ni Allah sa pamamagitan ng Kanyang sugo na may aklat tulad sa aklat ng anak ni Maria at sa pagkakaunawa nito".

Ang mga Negus ay sumagot: "Ang iyong sinabi ay napakahalagang bagay kaya maging panatag ka."

Pagkatapos inutos ng mga Negus na patunugin ang kampana at bawat pari at mongha ay nagtipon sa kanyang

harapan. At kanyang sinabi sa kanila: "Magtatanong ako sa iyo sa ngalan ng Panginoon na nagpadala ng mga turo kay Hesus, may nakita ka bang naipadalang propeta sa pagitan ni Hesus at sa Araw ng Pagbangon?"

Sila ay nagsalita: "Oo, sa pamamagitan ng Panginoon, binigyan kami ni Hesus ng balita tungkol sa kanya at sinabi: "Ang sino mang maniniwala sa kanya ay naniniwala rin sa akin at ang sinumang nagkaila sa kanya ay nagkaila rin sa akin."

Sinabi ng mga Negus kay Ja'far: "Ano ang sinasabi ng lalaking ito sa iyo? At ano ang kanyang ipinag-uutos sayo at pinagbawal sayo?"

Sinabi ni Ja'far: "Binasa niya sa atin ang aklat ni Allah at ipinag-uutos ang kabutihan at ipinagbawal ang kasamaan. Inutusan Niya tayong igalang ang ating kapitbahay, ang ating kamag-anak at ang mga naulila, at ipinag-uutos din niya na sambahin lamang si Allah ng walang katulad.

Sinabi ng mga Negus: "Sabihin mo ang ilan sa binigkas niya sayo."

Kaya binigkas niya ang kapitulo ng Gagamba mula sa Koran:[8]

*Sa Ngalan ni Allah ang Pinakamahahabagin,*

*ang Alif Lam Mim*[9].

---

[8] Kabanata 29 sa Banal na Koran.

[9] Ito ay mga alpabetong Arabik katugon sa A,L,M. Ito ay may simbolong mensahe sa pagitan ni Allah at ng Kanyang mga Sugo.

*Ang tao ba ay nag-isip nang sinabi nila, "Kami ay naniniwala," at sila ay hindi susubukan?*
*Sila ay aming sinubukan, at si Allah ang tanging nakakaalam kung sino ang totoo doon sa mga hindi totoo.*

*Ang mga nag-iisip ba ng kasamaan ay maaaring makabuti sa atin? Kasamaan ang kanilang panghusga.*

*Sa mga taong ang pag-asa ay ang pakikipagtagpo kay Allah [sa kabilang buhay, sila ay magpunyagi], sa Katawagan [na nahirang], si Allah ay tiyak na darating at Siya ay nakikinig at nakakaalam ng lahat.*

*At ang sinumang nagpunyagi {ng buong kaya o lakas}, ginawa nila ito para sa kanilang kaluluwa; sapagkat si Allah ay malaya sa anumang pangangailangan ng mga nilikha.*

*Ang sino mang naniniwala at gumawa ng tapat na gawa, sa kanila ati'y mawala ang dungis ng lahat ng kasamaan [na maaaring] nasa kanila, at sila ay ating paparangalan ayon sa kabutihang kanilang nagawa.*

*Ating iniutos sa tao ang maging mabuti sa mga magulang; Ngunit kapag sila ay [alin man sa kanila] ay nagpunyagi [nagpupumilit] sa iyo na sumama sa akin [sa pagsamba] at sa anumang ikaw ay walang kaalaman; 'wag mo silang sundin. Ikaw ay babalik sa Akin, at Aking sasabihin sa iyo [ang katotohanan ng lahat ng iyong ginawa......*

*Ang parabola ng mga kumikilala ng tagapagtanggol maliban kay Allah ay tulad ng gagamba, na gumagawa*

*[ng sariling] bahay; na sa katunayan ang pinakamarupok na bahay ay ang bahay ng gagamba; kung alam lang nila......*

Kanyang ipinagpatuloy ang pagbigkas ng kapitulo ng mga Romano mula sa Banal na Koran[10]:

*Sa ngalan ni Allah ang Pinakamabahagin, ang Mapagbigay.*

*Alif Lam Mim.*

*Ang Romanong imperyo ay nalupig[11].*

*Sa lupaing malapit lang: ngunit sila, [kahit na] pagkatapos (nito) ng kanilang pagkatalo ay magtatagumpay sa darating na panahon.*

*Sa loob ng ilang taon, ang paghuhusga ay kay Allah, sa Nakaraan at sa Hinaharap: sa araw na iyon ang mga mananampalataya ay magdiriwang[12].*

*Sa tulong ni Allah, Siya ay tutulong sa Kanyang nais tulungan at Siya ay pupurihin ng may Kapangyarihan, ang Pinakamahahabangin.*

*(Ito ay) ang pangako ni Allah. Walang ipinangako si Allah na hindi Niya ginawa: Ngunit hindi ito iniintindi ng mga tao.*

---

[10] Kabanata 30 sa Banal na Koran.

[11] Sa Imperyong Persiya.

[12] Ito ay paghula na ginawa ng Koran bago ang pangyayari na napatunayang totoo nang sa dakong huli ay natalo ang mga Kristiyano sa Imperyong Romano Kristiyano ang Imperyong Persiya.

*Ang alam lang nila ay ang mga bagay na makamundo ngunit sa pagtatapos ng mga bagay sila ay hindi pakikinggan.*

*Sila ba ay hindi nagmumuni-muni sa kanilang isipan? Na hindi ang nakaraan kung di ang panahong nakalaan, na nilikha ni Allah ang langit at lupa, at ang lahat ng nasa pagitan nito; subalit sa katunayan karamihan sa mga tao ang nagtatakwil sa pagharap sa Panginoon (sa Pagkabuhay Muli)!*

*Sila ba ay hindi pa nakapaglakbay sa daigdig at nakita ang katapusan ng mga nauna sa kanila? Sila ay mas nakahihigit ng lakas sa kanila: kanilang nilinang ang lupa at tinirahan ng marami kaysa noon: sa kanila manggaling ang sugo ng may malinaw (na mga palatandaan). (Na kanilang tinanggihan, para sa kanilang pagkalipol): Hindi nagkamali si Allah sa kanila, ngunit sila ang nagkamali para sa kanilang mga kaluluwa.*

*Sa katapusan ito ang pagwawakas ng mga gumagawa ng kasukdul-sukdulang kasamaan; sapagkat tinanggihan nila ang mga palatandaan ni Allah at kanilang kinutya.*

*Si Allah ang Siyang nag- umpisang (ang paggawa) lumikha; nang paulit-ulit; at ikaw ay babalik din sa kanya.....*

Napaiyak ang mga mata ng Negus at mga kasama nito. Sinabi ng mga Negus; "Bumigkas ka pa ng ilan pang

pananalita ng may ganito kahusay." Kaya binigkas ni Ja'far ang kabanata ng Yungib mula sa Banal na Koran:[13]

*Sa Ngalan ni Allah ang Pinakamahahabagin, ang Maawain.*

*Purihin si Allah, na nagpadala ng aklat sa Kanyang Sugo, at ang hindi nagpapahintulot ng kabuktutan:*

*(Siya na gumawa) ng tuwid (at malinaw) upang Kanyang paalalahanan (ang mga hindi maka-diyos) ng matinding Kaparusahan mula sa Kanya at Siya ay maaaring magbigay ng masayang balita sa mga mananampalataya na gumagawa ng katapatang gawa, kaya sila ay magkakaroon ng mabuting Pagpapala.*

*Kung saan sila ay mananatili ng walang hanggan:*

*Karagdagan pa, Kanyang pinaalalahanan (din) ang mga nagsasabing, "Si Allah ay may bugtong na anak."*

*Wala silang kabatiran sa ganoong bagay, kahit na ang kanilang mga ama. Ito ay nakalulungkot na bagay na lumalabas sa kanilang mga bibig na nagsasabing: "Ang kanilang sinasabi ay walang iba kundi kasinungalingan."*

*Ikaw marahil ay mayayamot ng lubos sa iyong sarili sa kalungkutan, magdadalamhati sa kanila, kapag sila ay hindi maniniwala sa Mensahe.*

[13] Kabanata 18 sa Banal na Koran.

*Na sa mundo tayo ay nilikha ngunit isang kumikinang na palabas lamang para sa mundo, upang sila ay ating subukan, kung sino sa kanila ang may pinakamabuting gawa.*

*Katunayan anumang mayroon sa mundo na ating nagawa ay alikabok at tigang na lupa (na walang pag unlad o paglago)....*

Nais galitin ni 'Amr ang mga Negus at sinabing, "Kanilang ininsulto si Hesus at ang ina nito." Kaya binasa agad ni Ja'far sa mga Negus ang kabanata ni Maria mula sa Banal na Koran:

*...salaysay ayon sa aklat (ang kuwento ni Maria) ni Maria, nang siya ay lumayo sa kanyang pamilya sa silangan.*

*Siya ay naglagay ng tabing (upang itago ang kanyang sarili) sa kanila; at ipinadala namin sa kanya ang aming anghel, ito ay nagpakita sa kanya na lalaking may paggalang.*

*Siya ay nagsalita: "Ako ay humihingi sa iyo ng makakanlungan tungo kay (Allah) ang Pinakama-pagbigay: (Lumapit ka) nang walang takot kay Allah."*

*Siya ay nagsalita: "Hindi, ako ay sugo lamang ng Panginoon, (upang magpahayag) sa iyo ng biyaya ng banal na anak."*

*Siya ay sumagot: "Paano ako magkakaanak, walang lalaking sumiping sa akin at ako ay hindi mahalay?"*

*Siya ay nagsabi: "Kung kaya (at ito ay mangyayari): sinabi ng Panginoon," Iyan ay madali sa Akin: at (hangad namin) na hirangin siya bilang Palatandaan sa mga tao at habag mula sa Amin: bagay na (lubhang) ipinag-uutos."*

*Kaya siya ay nagdalantao at siya ay namalagi kasama niya sa malayong lugar.*

*At ang sakit ng panganganak ang nagtulak sa kanya sa puno ng palmera: siya ay umiyak (dahil sa sakit) "Oh! Ako ba ay mamamatay nito bagay na ako ay makakalimutan at mawala sa paningin!"*

*Ngunit (ang boses) nagsalita sa kanya mula sa ilalim ng (palmera): "'Wag kang malungkot! Sapagkat ang Panginoon ay naghanda ng munting batis sa ilalim para sa iyo;*

*"At alugin mo ang puno ng palmera; mula rito mahuhulog ang mga hinog na bunga ng datiles para sa iyo."*

*"Kaya ikaw ay kumain at uminom at palamigin (ang iyong) mata. At kapag ikaw ay makita ng tao, sabihin mong "Ikaw ay nangako na mag-ayuno kay (Allah) ang Pinakamaawain at sa araw na ito ako ay hindi makikipag-usap sa kaninuman."*

*Nang dinala niya (ang bata) sa kanyang mga kaanak, karga niya (sa kanyang mga kamay). Sila ay nagsabi: "O Maria! Nakakapagtaka ang iyong dala!*

*"O kapatid ni Aaron! Ang iyong ama ay hindi masama, gayundin ang iyong ina ay hindi maharot."*

*Ngunit siya ay nakatutok sa bata. Sila ay nagsabi: "Paano namin makakausap ang batang musmos?"*

*Siya ay nagsalita: "Ako ay tunay na alagad ni Allah: Binigyan Niya ako ng pahayag at ginawa akong propeta;*

*"At ginawa akong banal maging saan ako, at ipinag-uutos sa akin ang pagdarasal at pagkakagawanggawa habang ako ay nabubuhay:*

*"(Siya) ginawa akong mabuti para sa aking ina, at hindi ang maging malupit o kahiya-hiya.*

*"Kaya ang kapayapaan ay nasa akin nang ako ay isinilang, at sa araw na ako ay mamamatay, at sa araw na ako ay mabuhay (muli)!"*

*Tunay (na) si Hesus ay anak ni Maria: (ito ay) pahayag ng katotohanan, kung saan pinagtatalunan (nang walang saysay).*

*Ito ay hindi nararapat sa (kamahalan ni) Allah na siya ay magkaanak ng lalaki. Ang papuri sa Diyos! Kapag Kanyang pinagpasyahan ang isang bagay, Kanya lamang sasabihin dito na, "maging" at iyon ay mangyayari.*

*Katunayan si Allah ang aking Panginoon at iyong Panginoon: Sa Kanya lamang tayo maglilingkod: Ito ang daang matuwid......*

Nang siya ay matapos, sinabi ng mga Negus: "Sa Panginoon, ang sugo ay walang sinabing kahit kaunti sa mga sinabi ng mga taong ito."At siya ay humarap kay Ja'far at sa mga Muslim at sinabi: "Umalis kayo ng ayon sa inyong gusto, sapagkat kayo ay ligtas sa aking lupain. Ang sinumang mang-iinsulto sa inyo ay magmumulta. Kahit na ako ay bigyan ng gabundok na ginto kapalit ng pananakit sa isa sa inyo ay hindi ko gagawin. At kanyang sinabi: "Ibalik ang mga inihandog nila sa kanila dahil hindi ko ito kailangan. Sa Panginoon, Siya ay hindi tumanggap ng suhol sa akin nang kanyang ibinalik sakin ang kaharian kaya ako ay hindi manunuhol sa kaharian na ito, kaya umalis ang dalawang Qurayshite dahil sa kahihiyan dala ang mga ibinalik na regalo.

Ayon sa tunay na mga eksehises, ang mga sumusunod na bersikulo mula sa Koran ay ipinahayag tungkol sa mga Negus at mga kasamahan nito: {At kapag maririnig nila ang ipinadala sa Sugo makikita mo ang mga mata nila ay mapupuno ng mga luha}.[14]

## Ang pagyakap ng Negus sa Islam

Niyakap ng Negus ang Islam at palihim na naniniwala sa Propeta. Siya ay nagsalita: "Kung maaring dalawin ko ang propeta gagawin ko". Sumulat sa kanya ang propeta na nagmumungkahing pakasalan niya si Umm Habibah na anak ni Abu Sufyan. Siya (Umm Habibah) ay dumayo papuntang Abyssinia kasama ang kanyang asawa na si Ubeidullah ibn Jahsh na namatay din doon.

---

[14] Ang Banal na Koran: Ang Mantel (5): 83.

Ikinasal ng propeta ang Negus kay Umm Habibah at inihanda ang doteng apatnapung daang dinar (gintong barya). Si Khalid ibn Sa'id ibn Al-As ang nangasiwa sa kasal. Ang propeta ay sumulat din sa mga Negus na ibalik ang mga naiwan ng kanyang mga kasamahan. Ito ay kanyang ipinadala sa dalawang barko kay Amr ibn Ummayah at dumating sila sa Sugo ni Allah nang pinalaya nila ang Khaybar noong 7 H, 618 ng kasalukuyang taon.

Nang mamatay ang Negus noong ika-9 na taon matapos ang Hijra- noong mga humigit-kumulang 630 ng kasalukuyang taon inihayag ito ng Propeta nang araw rin na iyon at pumunta sa Moske at gumawa ng limang takbir. Tumuon siya sa kanyang mga kasama at nagsalita: "Hanapin ninyo ang kapatawaran ni Allah para sa inyong kapatid, " pagkatapos ang banal na propeta ay gumawa ang dasal para sa mga namayapa.

## ANG LUPON NG MGA ABYSSINIYANG PARI

Ito ay batid na habang ang Sugo ni Allah ay nasa Makkah, siya ay dinadalaw ng humigit-kumulang na dalawampung mga Kristiyano mula Abyssinia na nakaririnig sa mga balita ng Propeta. Nakita siya ng mga ito sa banal na Moske at nakipagpulong sa kanya at nagtanong sa kanya sa harapan ng Quraysh na nandoon sa kanilang karaniwang pagtitipon sa Kaaba.[15]

Nang matapos silang magtanong sa Sugo ni Allah, sila ay ipinatawag at binigkas ang Koran para sa kanila. Nang marinig nila ang Koran sila ay napaluha.Sila ay kaagad

---

[15] Ang Kaaba ay isang kubiko na gusali at dakilang moske sa Makkah, sumisimbolo sa tahanan ng Panginoon.

tumugon sa kanyang tawag at naniwala sa kanya, gaya ng pagkakakilala nila mula sa mga pagsasalarawan na nakita sa kanilang mga aklat.

Nang sila ay tumayo at umalis, ipinakulong sila ni Abu Jahl at ng pangkat ng Quraysh at sinabing, "Nakakaawa kayo, ipinadala kayo ng inyong mga tao ng iyong relihiyon upang magmatyag para sa kanila at upang makapagbigay ng impormasyon tungkol kay Muhammad ngunit hindi kayo halos umupo para sa kanya at naniwala sa kanyang mga sinasabi. Hindi pa ako nakakita ng mga kinatawan na kasinghangal ninyo."

Sumagot sila: "Sumaiyo ang kapayapaan, hindi kami makikipagpaligsahan sa iyo sa kamangmangan, ang inyong paraan ay para sa inyo at ang sa amin ay sa amin, hindi namin hinangad na kaligtaan kung ano ang mabuti." Kaya naipahayag ang mga sumusunod na bersikulo.

*{Ang sinumang nabigyan na ng aklat sila ay mananampalataya na nito. At kapag ito ay binigkas sa kanila sila ay magsasabing, "Kami ay naniniwala sa bagay na iyan, sapagkat ito ay ang katotohanang mula sa Panginoon; katunayan tayo ay mga Muslim (ang sumusuko sa kagustuhan ni Allah) bago pa man ito. "Doble ang maibibigay sa kanilang pagpapala sapagkat sila ay nagtiyaga, pagkat sila ay umiwas sa kasamaan para sa Panginoon at sila ay gumugol (sa pagkawanggawa) mula sa lahat ng mga naibigay sa kanila. At kapag sila ay nakarinig ng walang kabuluhang pag-uusap ito ay kanilang iniiwasan at sasabihing: "Para sa atin ang ating mga ginagawa, ang sa inyo ay sa inyo; sumainyo*

*nawa ang kapayapaan hindi namin hangad ang maging katuwang ang mga mangmang."}*[16]

***

Sa makabagong panahon, ipinagpatuloy ng mga tao ang pagpapatibay sa Islam bilang paraan ng kanilang pamumuhay matapos mapag-aralan ang mga turo ng Islam at napatunayan ang katotohanan ng kalatas. Marami ang nagpatuloy sa pagpapahayag ng kanilang bagong tuklas at ang pinakamahalagang bisa ng Islam sa kanilang buhay. Ang mga sumusunod ay ilan sa mga halimbawa ng kanilang pagpapahayag.

## BAKIT NILA PINILI ANG ISLAM BILANG DAAN SA KANILANG PAMUMUHAY?

Ang kilalang Pranses na palaaral na si propesor **Roger Garoudi** ay nagpahayag ng kadakilaan ng Islam at ang lihim sa likod ng pagpapabago ng kanyang buhay.

Sa pagsunod lamang sa Islam makakahanap ang mundo ng daan sa kagipitan. Hawak ng Islam ang susi sa pagbabago. Ito ay may dalawang mahalang palatandaang iniukol: kadakilaan at diwa ng pangkat.

Ang Koran ay nagtuturo sa atin na maghanap sa anumang pagkakataon, at ng lahat ng palatandaan ni Allah at ng simbolo ng ating buhay na maghahatid ng kalikasan at lipunan. Ang pangunahing mithiin ng relihiyon ay ang pagsasakatuparan ng pagkakasundo at pagkakaisa na nagbibigay suliranin kay Allah. Ang kanyang nais na

[16]**Ang Banal na Koran: Ang mga Kuwento (28): 52-55.**

maisagawa ang kagustuhan ni Allah na Siyang makapagbibigay sa tao ng kanyang sangkatauhan.

Ang Kanluranin ngayon ay lalong nangangailangan ng Islam kaysa ano pa mang panahon. Ang Islam ay nakapagbibigay kahulugan sa buhay at diwa sa kasaysayan. Maaaring itong magpabago ng paraan ng kanluran na paghiwalayin ang siyensya at karunungan, kaisipan mula sa kaparaanan, at ang kaisipan mula sa bunga. Ang Islam ay hindi gumagawa ng dingding sa pagitan ng siyensya at pananampalataya sa kabilang dako, ito ay nag-uugnay sa kanila upang hindi mapaghiwalay sa kabuuan...

Tinatawag ng Islam ang tao upang magsaliksik at humanap ng kanyang hangganan at tadhana. Sa ating maka-kanluraning lipunan na pinaghihiwalay ng pagkakaiba-iba maaaring buhayin muli ng Islam ang pag-asa ng mundo na patungo na sa kapahamakan.

Si **Marmaduke (Muhammad) Pickthall** (1836-1936) ay isang kilalang Ingles na manunulat na siyang nagsalin ng kahulugan ng Koran.

Walang anumang makamundong biyaya ang maaaring ikakasiya ng tao maliban sa kaligayahan at tuwa na ginagabayan ng Islam ni Allah: Ang makakita ng liwanag sa pamamagitan ng Islam, ang katotohanan sa mundo at sa kabilang buhay at ang pagkilala kung ano ang tama at mali at ang daan tungo sa kasiyahan mula sa karalitaan. Ako ay lubusang pumanikluhod kay Allah, sa Kanyang dakilang pagpapala na ibinigay sa akin at umaapaw sa akin ang tunay na kaligayahan at pagpakatatag sa lilim ng

Kanyang namumungang kahoy na puno ng kapatirang Islam at pamilya.

Si **Dr. Murad Hofmann,** dating Alemanyang embahador ng Algeria at Morocco.

Wala kahit kalahati man ang handa sa pambihirang pangyayari sa kultura anuman ang heograpiyang kinalalagyan ay pasisinungalingang ang darating na pagpapaunlad ng mundo ay maiimpluwensyahan kung hindi man matiyak ang maaaring mangyayari sa mundo ng mga Muslim at ng Islam mismo. Ang Islam ba, bilang bunga, ay magiging paraan kaya ng kagamutan na maaaring magligtas sa kaunlaran?

O mga taong may Bibliya! Magkaisa tayo sa mga salita na wala tayong ibang sasambahin maliban sa Panginoon, at walang ibang iuugnay sa Kanya at alinman sa atin ay walang ibang sasambahin maliban sa Panginoon! At kung sila man ay tumalikod, ating sabihing " Maging saksi kayo na tayo ay mga Muslim (na tumatalima sa Panginoon)".

Ang Banal na Koran, Ang Pamilya ni<br>Emron (3):64

## Paunang salita ng may-akda

Ang lahat ng papuri ay para kay Allah, Ang Panginoon ng sansinukob at nawa ang kapayapaan at pagpapala ay mapasabanal ni Propeta Muhammad at ng kanyang kanununu-nuan.

Ang aklat na ito ay mga tinipong talakayan at mga pagpapalitang-kuro ng mga Kristiyano na lumapit sa akin upang magsiyasat tungkol sa Islam at bilang bunga ng paggabay na lumitaw mula sa mga talakayan, niyakap nila ang Islam.

Pinakahangad sa mga talakayang ito ang magabayan sila sa tamang daan ito man ay sa pamamagitan ng pagpapahiwatig o pilosopiyang pangangatwiran o sa pamamagitan ng pangangaral o pagtawag sa kanila sa Islam o sa lubos na talakayang pasalita. Gayon pa man, ang bawat pagsisikap ay gagawin upang maiwasan ang anumang alitan habang nagtatalakayan na maaaring makasakit ng kabilang panig.

Sa buong pagpapalitang-kuro, nakita ko ang nakawiwiling bagay na walang isa man sa kanila ang matibay na Kristiyano upang ipagkaila ang katotohanan nang ito ay kanilang mabatid. Ito ay nanatiling katangiang pangkatubusan sa aming buong pagtatalakayan.

Noong panahon ng 15 taon, lalo na nang matapos ang kudeta noong July 14 (1958 sa Iraq) hanggang ako ay sapilitang pinaalis sa Karbala (Iraq) papuntang Kuwait noong 1971, ako ay humawak ng mga pagtatalakayan at pagpapalitang-kuro ng mga libu-libong tagasunod sa

iba't ibang relihiyon at idolohiya tulad ng mga Zaidite, Kristiyanismo, Sabe'an, Yazidite, Ba'thist, Tagapagpanatili, at mga Komunismo, ngunit hindi sila nakatagpo ng anumang maiinit ang ulo o sutil na tao maliban sa pangkalahatang-kalihim ng Partidong Ba'thist sa isa sa mga probinsya sa Iraq na kung saan ang pagtatalakayan ay ginanap at naipakita niya ang kanyang pagiging sutil at katigasan.

Marami na akong naging paksang may kinalaman sa pananampalatayang Islam at batas sa maraming tao at mga pangkat na karamihan ay mga kabataan na mula sa iba't ibang antas, ang ilan ay kumikiling sa Silangan o Kanluraning paniniwala. Hindi ito kalabisang sabihin na ako ay nagkaroon ng mga talakayan sa may humigit-kumulang ng sampung-libo.

Minsan nakakaharap ko ang mga sutil na tao ngunit sila ay maaaring apat o limang bahagdaan lamang. Gayunman, sa mga pagtatalong ito, hindi ko nakaharap ang mga taong may-kinikilingan na nakakapagbigay ng matibay na kaalaman nang may kapani-paniwalang pangangat-wiran. Katunayan, ang mga taong karaniwang nanindigan sa kanilang pananampalataya at katwiran, laging ang ipinipilit nila ay ang batayan ng kanilang relihiyon at ang prinsipyo ay nalipol na.

Nakakapanghinayang na hindi ko naitala ang mga mahahalagang bahagi ng mga talakayan na maaaring maging detalyadong aklat. Ang lahat ng mga talakayan, usapan at pagpupulong ay ginawa sa iba't ibang tao at mga tagasunod ng iba't ibang relihiyon at paniniwala na maaaring nagkataong nakasama ko o naanyayahan sa mga talakayan.

Matapos namayapa ang Dakilang si Ayatollah Sayyid Abul-Hassan Isfahani (1356 H,1937 Karaniwang taon) at si Dakilang Ayatollah Sayyid Husayn Qumi (1366 H, 1947 ng karaniwang taon), ang panrelihiyong pamumuno ay ipinasa sa aking ama na si dakilang Ayatollah Sayyid Mirza Mahdi Shirazi. Mula noon akin nang ipinagpatuloy ang pagtanggap ng mga embahador, kinatawan ng estado, mga kalihim at mga taong nasa pulitika na panay na dumadalaw sa amin sa Karbala. Ang aking yumaong ama ay nakikipagtakayan sa kanila ng iba't ibang panrelihi-yong paksa, at sa pamamagitan ng mahabang panahon at madalas na pagpupulong, hindi ako nakaramdam ng paghihina at kawalang kakayahang sumagot sa anumang katanungan. Kadalasan nagtatagumpay kami sa paghihi-kayat ng iba na ang mga turo ng Islam ay wasto, na pinakamahalagang isagawa ang batas ng Islam sa buhay ng tao, sapagkat ang Islam ay nag-aangkin ng pinakamabisang paraan ng paglutas, mga aral at batas para sa kaligtasan ng sangkatauhan.

Aking naipakita sa aklat na ito ang mga pagpapalitang-kuro na umakay sa pagbabalik-Islam ng sampung Kristiyano sa pitong pagsasalaysay. Aking inilarawan ang lahat ng mga pangyayari ayon sa naganap nang walang anumang dagdag maliban sa mga binura kong mga bahagi na paulit-ulit na usapin tungkol sa propeta ng Islam at mga katibayan ng kanyang pagka-propeta.

Mapapansin ng mambabasa ang kapayakan at pamamaraan ng pagsimula ng mga talakayan na sinadyang gawin sa ganitong paraan para sa kapakanan ng mga nakausap.

Hindi ko hinahayaang hindi sabihin na madalas kong iminumungkahi sa mga yumakap sa Islam na gumamit ng Islamik na mga pangalan, at ako rin ang nag-aayos ng kanilang pagpapakasal muli-bilang pagpapaalala - ayon sa pamantayan sa pagpapakasal ng Islam.

Binibigyan ko rin sila ng mga kopya ng Banal na Koran at iba pang mga aklat ng Islam.

Ang aming hangad bilang pambungad ay ituro na ang Islam ay hindi pa at hinding-hindi matatalo sa anumang larangan. Ang Islam ay walang kamalian o kakulangan sa mga batayan ng anumang salita nito.Walang pagkakataon ang ibang relihiyon na maaaring akayin ang sangkatauhan tungo sa kaligtasan higit pa sa Islam o kapareho nito at naituro ni Propeta Muhammad, sila ay maaaring mag-aagawan sa isa't isa sa pagyakap ng buong puso nito, pagligtas sa sutil at makikitid ang isip na iilan lamang. Ito ang bagay na mahalaga na sarili kong naranasan sa aking buong pananaliksik at mga pakikipagtalakayan.

Muhammad Shirazi

## KABATIRAN SA ISLAM

Marami sa aking mga kaibigan na naging mag-aaral ng Pamantasan ng Baghdad ay kadalasang sumasali sa mga talakayan at pagpapalitang-kuro tungkol sa Islam. Isang araw, isang pangkat mula sa kolehiyo ng medisina ang lumapit sa akin at sinabing sila ay may Amerikanong propesor na nagtuturo sa kolehiyo. Para bagang, siya ay makatwirang tao na naghahanap ng katotohanan. Siya ay nagtanong tungkol sa Islam at napahanga sa paraan ng pamumuhay ng Islam.

Nang makiusap sila sa akin na makipagkita at makipagtalakayan (Islam) sa kanya, hindi nila tiyak na mahihikayat tungkol sa Islam matapos ang talakayan. Nagtala ako ng araw sa aking talaarawan para sa kanila at sinabi ko na sa pagpapala ni Allah siya ay bigyan Niya ng sigla na yumakap sa Islam. Napangiti at nagtaka ang mga mag-aaral kung papaano ang Amerikanong propesor yayakap kaagad sa Islam. Tinanong ko sila kung ang prinsipyo ng Islam ay karapat-dapat sa relihiyon, o kaya hindi sila nagtitiwala sa aking kakayahang mabigyang kahulugan ang Islam, o ang propesor ay sadyang matigas upang tanggapin ang katotohanan matapos maintindihan ito. Ang mga mag-aaral ay nanatiling tahimik. Hindi nila masasabi na ang kanilang propesor ay mahirap na tao sapagkat ito ay kanilang pinuri sa kanyang kabutihan.

Sila ay nagpatuloy kung papaano himukin ang propesor upang pumunta ito sa Karbala (na 100 km) mula Baghdad kahit na sa katotohanang ang propesor ay hindi naniniwala sa pagbisita sa mga banal na lugar. Aking iminungkahi sa kanila na dalhin siya sa Karbala upang

makapaglibang. Nang di-sinasadya, ang araw na aming nailaan ay Araw ng Eid.

Nang dumating ang propesor, ilang pangkat ng tao ang naroon na sa aking tanggapan para sa pagbati ng Eid. Siya ay aking tinanggap, at pagkatapos ng pormal na pagbibigay pitagan, ako ay nagtanong sa kanya kung ano ang nakita niya sa Baghdad at sa mga taong Muslim. Nang nasabi niya ang kanyang palagay sa Baghdad at sa mga taong Muslim, sinabi ko sa kanya na hindi pa niya talagang nakikita ang Islam at ang mga taong Muslim; at mas lalo pa siyang mamamangha. Nang magtanong siya kung paano, sinabi ko sa kanya, "Ang Islam, halimbawa ay magpupumilit sa mga tagasunod nito na magkaroon ng sagad na kabatiran sukdang ito ay maging sapilitan para sa lahat ng kalalakihan at kababaihan na magkaroon ng kaalaman. "Ako ay nagpatuloy sa pagpapaliwanag sa kanya ng mga kagalingan ng kaalaman at karunungan na nakita sa Islam at sa pagpapalang matatamo sa paghahanap ng kabatiran. Dagdag ko pa, "hindi hinihikayat ng Islam ang mga tagasunod nito na matuto ng panrelihiyong agham lamang, tulad ng sinasabi ng ilan, ngunit hinihikayat ng Islam (sa mga tagasunod) ang pagkakaroon ng bawat uri ng kaalaman upang ang mga relihiyosong maykapangyarihan ay makapagpalabas ng panrelihiyong kautusan na ang pagkakaroon ng kaalaman sa lahat ng kinakailangang agham at mga teknolohiya ay nararapat sa lahat ng nasa lipunan maliban o hanggang ang mga dalubhasa sa larangan ay may panahon sa lipunan hanggang maging sapat sa kanila."

Aking babanggitin ang sinasabi ng Banal na Propeta na si Muhammad (sumakanya nawa ang pagpapala ni Allah at sa kanyang kanununuan), na nagsabing: "*Ito ay*

*kinakailangan sa bawat Muslim, lalaki o babae na magtamo ng kaalaman."*[17] Sa hadith na ito hindi binigyan ng limitasyon ng Banal na Propeta ang mga dapat matutunan sa anumang larangan, tulad ng relihiyon, Koran, o pang-inhinyero.

Katulad din nito, binanggit rin ni Imam Ali (sumakanya nawa ang kapayapaan) na nagsasabi: *"Pinapahalagahan ang tao ayon sa kanyang kakayahan at mga katangian."*[18]

Pinangunahan ng Banal na Koran ang dalawa at tinanong: **{Maaari bang magkapareho ang may natutunan at isang mangmang?}**[19]

Sa ibang salita, ang mga nakakaalam ng nilalaman ng Banal na Koran ay hindi pantay sa mga walang alam nito. Kagaya rin ito, sa isang nag-aangkin ng kaalaman sa medisina na hindi kapareha sa walang kaalaman sa agham ng medisina, at ang dalubhasa sa matematika ay hindi katulad sa walang kaalaman nito. Katulad din ang paghahambing ng agham pang-atomika, kasaysayan, pulitika, ekonomiya, at iba pa.

Ang doktor na matiyagang nakikinig sa katotohanan, ay bukas ang pagkamangha. Kaya sinabi ko sa kanya, "Higit pa riyan, hinimok ng Banal na Propeta ang kanyang mga kasama na magsaliksik ng kaalaman at karunungan kahit sa pinakamalayong sulok ng mundo, sa kailaliman ng dagat, at sa kalawakan. Sinabi ng Banal na Propeta:

---

[17] *'Awali al-Le'ali*, tomo 4,ph 70; *Bihar al-Anwar*, tomo 1, ph. 177.
[18] "Man la-Yadhuruhul-Faqih", tomo 4, ph. 389, hadith # 5834.
[19] Ang Banal na Koran: Ang Mga Kalipumpong (39): 9.

*"Maghanap ng kabatiran, kahit (na ito) ay nasa Tsina,"*[20] "Iyong makikinita," Sinabi ko sa propesor," Gaano kahirap at nakakapagod noong unang mga araw na maglakbay mula Medina (na ngayon ay Saudi Arabia) patungong Tsina, at ang haba ng oras sa pagtungo roon? Maaaring ang paglalakbay ay umaabot ng isang taon. Bukod sa walang bakas ng panrelihiyong kaalaman at pag-aaral ng Islam sa Tsina. Ang sinaunang relihihiyon at makamundong kaalaman lamang ang naituro doon."

"Hindi ba ito?" Aking naitanong," isa sa mga katibayan na ang Islam ay relihiyon ng kaalaman at karunungan na naghihikayat sa pagtamo ng bawat kabatiran at gaya ng nabanggit, hindi ba ito relihiyon ng katotohanan? Kung ang Islam ay huwad na relihiyon, ito ay umiiwas sa kaalaman at kaisipan sapagkat bawat kasinungalingan ay umiiwas sa katotohanan upang ang mga lihim ng panlililang ay hindi maibunyag."

Pagkatapos, sinabi ko sa kanya na ang kabanata ng Banal na Koran ay unang ipinahayag sa Banal na Propeta, ayon sa mga pantas ng Islam, iyon ay unang kabanata ng "Nakulta". Ang kabanatang ito ay nag-umpisa sa utos ng Makapangyarihan, **{Basahin ang, sa Ngalan ng Panginoon, Siyang lumikha ng tao mula sa malambot na namuong lupa ...(at) Siyang nagturong (sumulat) nang panulat...}**[21]

Nabanggit ng Makangyarihang Allah na "ang pagbabasa at pagsusulat" sa kabanatang ito ay ang dalawang kakayahan bilang batayan sa pag-aaral at susi sa

---

[20] *Wasa'el al-Shi'a,* tomo 18, ph 14, hadith # 20.

[21] Ang Banal na Koran: Ang Namumuo (94): 1-4.

kaalaman. Mayroon pang mahalagang hadith mula sa Banal na propeta na nagsasabing, " *Kapag ang kabatiran ay nasa mga Pleiade*[22], *ang mga naninirahan sa Farris (Persia) ay doon kukuha.*[23] Kung ating titingnan ang Farris na isang lupain maliban sa Arabiya, tulad ng tawag nila sa mga hindi Arabong mundo na *Ajam*, masasabi natin na ang hadith ay patungkol sa kasalukuyang paglalakbay patungong buwan. Ito ay ilan sa mga magagandang balita sa tao upang makarating sa anumang planeta sa Pleiade na kumpol na mga bituin na mas malayo pa kaysa mga planeta (sa sistema ng araw).

Sa ibang salita, masasabi natin na ang *hadith* na ito ng Banal na Propeta ay isang uri ng pagbabalatkayo, ang ibig sabihin ay, "O mga tao sa mundo, lumipad kayo sa kailaliman ng kalawakan hanggang marating ninyo ang pinakamalayong bituin tulad ng nasa mga Pleiade." Kaya nga, hinihintay natin ang araw na iyon na ang sangkatauhan ay makakarating sa mga Pleiade.

"Sa iyong pagkakaalam" sinabi ko sa Propesor," nang inilunsad ng mga siyentipikong Rusyano ang unang artipisyal na satilayt, karamihan sa mga Kristiyanong pantas/mga pari ay nagprotesta na ang ginawa ng mga Rusyano ay isang pagsuway sa Makalangit na lakas, habang binati naman ng mga pantas ng Islam ang sangkatauhan sa kapansin-pansing tagumpay ng siyensiya sa ganoong pangangasiwa. Nakamit nila ang tagumpay na iyon bilang patunay at katibayan ng katiyakan ng mga hula at kasabihan ng Banal na Propeta na si Muhammad."

---

[22] Ang Pleiade ay isang nakabukas na kumpol ng mga bituin sa konstelasyong Taurus, ang iilan ay mga higanteng asul-puti na makikita ng mga mata.

[23] *Bihar Al-Anwar*, tomo 1,ph 195, hadith # 16.

Pagkatapos noon, sinabi ko sa kanya na si Imam Ali ay mag-aaral at kahalili ng Banal na Propeta; at ang lahat ng mga Muslim ay tumanggap sa kanya bilang dakilang pinuno at ang lahat na nagkaroon ng mataas na tiwala ay nagpahayag at sinabing, " *Tanungin mo ako tungkol sa kalagayan ng kalangitan sapagkat mas nalalaman ko ang paraan na iyon kaysa pamumuhay sa mundo.*"[24]

Tinanong ko siya kung ang pagpapahayag na nito ay nagpapatunay na siya ay may malawak na kaalaman sa astronomiya, at anuman ang natuklasan ng tao sa kasalukuyan ay nalaman na niya may labing-apat na siglo na ang nakalilipas, samantala sa limang libong taon, ang mga paniniwala ng mga pilosopo ay ang paglipad ng tao sa himpapawid ay hindi mangyayari.

Bawat pangungusap ko ay mukhang humihikayat sa doktor at tumama na parang kidlat. Ang mga salitang ito ay humimok sa kanyang buong pag-iisip at ang tanda ng lipos na paggalang at panggigilalas ay malinaw sa kanyang mukha at kanyang mga kilos. Saka ko binigkas sa kanya ang bersikulo sa Banal na Koran na tumutukoy sa pagsakop ng kalawakan at mga karagatan. Ang bersikulong ito ay nagsasaad, **{O kasama ng Jinn at Tao! Kung kayo ay may kapangyarihang unawain ang lahat ng dako ng kalangitan at buong mundo, at tarukin (sila). Ito ay hindi mo matatarok nang walang kapangyarihan}**.[25] Ipinapalagay ng mga relihiyosong pantas na ang kapangyarihang ito ay maka-agham.

---

[24] *Bihar al-Anwar,* tomo 39, ph. 108, hadith # 13.
[25] Ang Banal na Koran: Ang Mapagbigay (55): 33.

Ang pagpupulong ay tumagal ng mahigit sa isang oras. Sa pagtatapos tinanong ko siya kung siya ba ay nalugod na ang Islam ay relihiyon ng lahat at si Muhammad ibn Abdullah (sumakanya nawa ang pagpapala ni Allah at sa kanyang kanunuan) ay propeta ni Allah, Ang Makapangyarihan.

Iniyuko ng doktor ang kanyang ulo, iniisip ang aking mga sinasabi. Habang siya ay nanatiling tahimik aking sinabi, " Sana ay yakapin mo ang Islam at madagdagan pa ang iyong katangi-tanging kaalaman sa pananampalataya, na ayon sa Makapangyarihang si Allah sa Kanyang Banal na Aklat, *{ pararangalan ni Allah ang sinumang maniniwala sa iyo, at ang sinumang may kaalaman ay itataas ang antas }.* [26] Sa pagpapala ni Allah, ikaw ay mag-aangkin na ng mga katangian ng pananaw at karunungan. Ang bagay lamang na natira na idadagdag mo sa iyong sarili ay ang kadalisayan ng paniniwala at pananampalataya ng Islam." Saka ipinaliwanag ko sa kanya na sa pagyakap sa relihiyong Islam ay walang mawawala sa kanya. Matapos ang kapuna-punang katahimikan at malalim na pagninilay-nilay, sinabi ng manggagamot, "Paano ko ba mayayakap ang Islam?"

Sinabi ko sa kanya na ipahayag niya ang kanyang paniniwala sa pagsasabi ng tatlong pahayag ng pananalig, sa pagsasabing, " Ako ay sumasaksi na walang ibang Panginoon maliban kay Allah; at ako ay sumasaksi na si Muhammad ang Kanyang sugo at propeta." Dagdag pa sa dalawang mga pahayag, hiniling ko siyang ipahayag ang kanyang pagtanggap ng kapangyarihan ni Imam Ali at

---

[26] Ang Banal na Koran: Ang Babaeng Katunggali_ (58): 11.

ang (labing isang) Imam. At saka ipinaulit niya ito sa paraang tumpak.

Pagkatapos, kanyang hiniling sa isa naming kaibigan na kanyang mag-aaral at gumaganap bilang tagapagsalin ng salita na maghanda ng isang oras bawat linggo upang maturuan siya ng mga aral at mga rituwal ng banal na relihiyong Islam.

Ang mga taong nagtipon doon ay bumati sa kanya, at may inihandang minandal. Ang pagtitipon ay natapos habang sinasabi ng lahat, "Ang papuri ay para kay Allah, Ang Panginoon ng sanlibutan."

**o-O-o**

## Anak ba ng Panginoon si Hesus?

Isa sa mga kaibigan kong nagtitinda ay lumapit sa akin isang araw at sinabi sa akin na ang kanyang kapatid ay isang edukadong Italyanong inhinyero. Siya at ang dalawang ibang tao mula sa Karbala ay nakapag-asawa ng Italyanang Kristiyano. Ang kapatid na lalaki ay tumalakay tungkol sa Islam at Kristiyanismo sa kanyang asawa, ngunit sa kabila nito ay kanyang tinanong ang asawa tungkol sa katotohanan ng Islam. Ang babaeng iyon, tulad ng kanyang asawa ay nakapag-aral din. Dagdag pa dito, siya rin ay maunlad sa kaalaman ng relihiyong Kristiyano sapagkat ang kanyang ama ay isang Kristiyanong pantas.

Humingi ng pahintulot ang aking kaibigang tindera na dalhin sila sa akin sa kadahilanang sila ay maaaring pagpalain ni Allah at yumakap sa Islam. Nagtakda ako ng panahon para sa kanilang pagdating at makita ako. Dagdag pa ng tindera na ayon sa kanyang kapatid na lalaki, ang kanyang asawa ay may pinag-aralan at magaling sa pangkasalukuyang gawain gayundin sa kaalamang panrelihiyon. Siya ay sinasabing mapangat-wiran sa bawat talakayan. Sumagot ako," Ako ay umaasa na ang Makapangyarihang si Allah ay tumulong sa akin sa pagbigkas ng salita ng katotohanan." Pinayuhan ko rin ang aking magtitindang kaibigan na dalhin ang tatlong lalake kasama ang mga asawa nito upang ang talakayan ay gawin ng sabay. Nangako ang nagtitinda na susubukan niyang dalhin silang lahat ngunit kanyang nilinaw ang pag-aalinlangan sa pagsama nilang lahat sapagkat isa lamang sa kanila at iyon ay ang kanyang kapatid na isang relihiyoso at mananampalataya ang masigasig sa kanyang asawa na makita ang katotohanan at yumakap sa Islam,

samantala ang dalawa pang iba ay hubad sa ganoong mga katangian. Ipinaalala ko sa kanya ang kasabihang "hindi mo malalaman hangga't iyong subukan."

Siya ay bumalik sa akin makalipas ang ilang araw at nagtanong kung maaari ko silang makita nang gabing iyon at sinabi ko, "Ikaw ay lubos na tinatanggap." Pagkatapos ng panggabing dasal, ako ay umuwi sa aking bahay. Ang tatlong batang inhinyero kasama ang kanilang mga asawa gayundin ang magtitinda kong kaibigan ay dumating sa aking pamamahay. Sa aming buong talakayan, ang mga asawa ng mga Kristiyanong babae ang kanilang naging tagapagsalin.

Tinanong ko ang mga babae kung ano ang kanilang mga relihiyon, at sinabi nila sa akin na sila ay sumusunod sa relihiyong Kristiyano.Nagtanong ako kung bakit sila naging mga Kristiyano. Ang isa sa kanila ay kumindat sa iba at sinabi na sila ay naniniwala sa Kristiyanismo dahil tinanggap nila si Hesu Kristo na anak ng Panginoon. Ako ay nagtanong, "Sino ang nagsabi sa iyo na si Hesu Kristo ay anak ng Panginoon?" Sila ay sumagot na dahil ito ay ang paniniwala ng lahat. Aking pinabulaanan ang kanilang sinabi, sa pagsasabing, "Ito ay hindi totoo. Alam ba ninyo na ang kasalukuyang populasyon ng mundo ay mahigit sa tatlong bilyon na at sa mga iyon ay walong daang milyon lamang ang mga Kristiyano? Kung kaya, ang mga natirang tao sa mundo ay hindi naniniwala na si Hesus ay anak ng Panginoon." Sa puntong ito ang mga babae ay natahimik sapagkat wala silang katuwirang maipakita. Dagdag ko pa dito, "Bukod pa dito, lahat ng mga Kristiyano ay hindi naniniwala na si Hesus ay anak ng Panginoon, subalit karamihan sa kanila ay naniniwala na siya ay tao."

At pagkatapos, isa sa mga babae ay nagtanong sa akin kung masasabi ko raw ba na milyong mga Kristiyano kasama na ang mga tanyag na pantas, mga ermitanyo, mga madre at mga monghe ay nagsisinungaling na si Hesus ay anak ng Panginoon. Tinanong ko rin sila ng ganoong tanong kung sila ay makapagsasabi rin na higit sa dalawang bilyong hindi Kristiyano kasama na ang mga tanyag na pantas, relihiyoso at mga may pinag-aralan ay nagsisinungaling na si Hesus ay hindi anak ng Panginoon.

Ang mga babae ay natahimik nang ilang sandali. At saka sila ay nagwika na aking patunayan ang pagkapropeta ni Muhammad, at sa anong batayan ang paggabay ko sa kanila sa relihiyong Islam. Sinabi ko, "Si Propeta Muhammad ay gumawa ng mga himala, pinatunayan na siya ay propeta, at ang kanyang pagpapatunay ay hindi salungat sa katwiran, kaya kami ay naniniwala sa kanya." Hiniling niya na ipaliwanag ko ang aking tatlong katwiran at aking nilinaw sa kanya na kaya:

1. "Ang katunayang pahayag na si Muhammad ay isang propeta ay malinaw at hindi na kailangan ipaliwanag pa, at gayundin sa pagtanggap mo sa kanya." Kanyang pinatotohanan ang una kong dahilan.

2. "Ang Propeta ng Islam ay nagpakita ng mga himala upang patunayan ang kanyang pagkapropeta na ang Banal na Koran pa lamang ay sapat na, buhat nang ito ay humamon sa mga tao sa buong mundo na gumawa kahit na isang kabanata katulad ng anumang bahagi na nasa Koran, ngunit walang isang nakagawa nito."

Siya ay nagtanong kung bakit walang nakagawa ng halimbawa laban sa Koran. Ako ay sumagot, "Kagaya din noon kay Hesus na nagbigay buhay sa patay ngunit wala kahit sino sa mga Hudyo ang may ganoong kapangyarihan." Siya ay nagmamasid, " Ang Koran ay ang salita." Sumagot ako, " Oo, siyempre, ngunit ang mga salita nito ay hindi katulad ng sa mga tao, ito ay bagay na mahiwaga; kaya walang sino man sa mundo ang makapagsulat ng kahit na isang kabanatang katulad nito. Kung si Muhammad ay hindi propeta, hindi nito maihahatid ang Koran nang higit pa sa salita ng tao.

3. Saka aking ipinaliwanag ang aking pangatlong dahilan sa kanya sa pagsasabing, "Ang kanyang pagpapatunay ay hindi salungat sa katwiran. Minsan maaaring may isang mag-aangkin ng bagay at gumawa ng ilang pambihirang tungkulin, ngunit ang kanyang pagpapahiwatig ay salungat sa katwiran. Sa kadahilanang ang kanyang pagpapatunay ay salungat sa katwiran na ang katibayan ng kanyang mga gawa at hindi patotoo mula sa Panginoon. Halimbawa, kung mayroong magsasabi na ang araw ay makakabuo ng lamig, at bilang pagpapatunay ng kanyang sinabi siya ay gagawa ng pambihirang gawain na lumikha ng ekslipse ng araw, masasabi natin dito na ang kanyang ginagawa at ang pag-eklipse ng araw ay hindi himala na galing sa Panginoon, ngunit kilos na ginawa sa pamamagitan ng pangkukulam, salamangka o hindi pangkaraniwang gawa.

   Subalit malinaw na ang pagpapatunay ni Propeta Muhammad ay hindi salungat sa katwiran."

Pagkatapos inulit ng Italyanang babae ang kanyang pangangatwiran, sinabing, "Kung si Hesus ay hindi anak ng Panginoon, kanino siyang anak? Tinanong ko siya kung narinig na niya ang mga pangalang Adan at Eba. Siya ay sumagot, " Oo, si Adan at Eba ang kauna-unahang mga taong nilikha sa mundo ayon sa Bibliya" At sinabi ko, " Sino ang ama nina Adan at Eba?" Siya ay sumagot, "Sina Adan at Eba ay walang mga magulang." Nagtanong ako, " Paano sila napunta sa mundong ito?" Siya ay sumagot, "Sa utos ng Makapangyarihang Panginoon." Kaya aking ipinaliwanag sa kanya na si Hesus ay dumating sa mundo ng ayon rin sa kautusan ng Makapangyarihang Panginoon, nang walang ama. Siya ay nanatiling tahimik.

Habang ang aking katwiran ay kumintal sa kanila nang may malalim na bakas, nagpatuloy ako na ituro sa mga Kristiyanong babae na iginagalang ng Islam si Hesu Kristo at ang kanyang ina na si Maria. Aking pinuri at sinasamba si Birhen Maria ( sumakanya nawa ang kapayapaan) at tinanong ko sila, " Ano ang pumipigil sa inyo na pumasok sa relihiyong ito na gumagalang at humahanga sa inyong Propeta ( na si Hesus) at sa kanyang ina?"

Ang kababaihan ay namangha sa aking pahayag nang aking sinabi na ang Islam ay humahanga kay Hesus at ina nito. Pagkatapos sinabi ko sa kanila," Ngayon dala ko ang aming Banal na aklat, ang Maluwalhating Koran, upang makita mismo ng inyong mga mata kung gaano pinupuri at hinahangaan si Hesus at ang kanyang ina na si Maria sa Banal na Koran.Gayunman, may buong kabanata ang Koran na pinamagatang Maria." Saka aking kinuha ang Koran, aking binuksan ang kabanata ni

Maryam at ipinakita ito sa kanila.Binuksan ko ang bawat pahina sa kanila at ipinakita ang bawat bersikulo tungkol kay Maria sa kabanatang iyon.

Pagkatapos ng mga ganoong pagtatalo at pag-uusap, gumawa ang Islam ng daan sa kanilang mga puso at itinuro ko sa kanila na ulitin ang pahayag na ito bilang pagtanggap ng pananampalatayang Islam:

"Ako ay sumasaksi na walang ibang Panginoon kundi si Allah na Siya'y Nag-iisa lamang at walang katulad. At ako ay sumasaksi na si Muhammad ay ang Kanyang alipin at sugo. At ako ay sumasaksi na si Ali at ang kanyang walang kamaliang lipi ay mga kahalili ng Sugo ni Allah."

Binigkas nila nang tapat ang tatlong pagpapahayag ng pananampalataya sa Arabik at sa kanilang sariling salita rin. At nang matapos, ang minindal ay inihanda. Ang kanilang asawang lalaki ay pinayuhang turuan ang kanilang mga asawang babae tungkol sa mga kautusan ng Islam. At inihanda ang mga aklat tungkol sa mga prinsipyo ng Islam at mga kasanayan nito bilang regalo.

**o-O-o**

## Ang katayuan ni Hesus at mga Kristiyano sa Islam

Isang araw, ang kasamahan ko ay dumating upang makita ako at sinabi na dahil sa kanyang kaibigan siya ay nakakilala ng isang Kristiyanong inhinyero na naglilingkod sa Iraq at nais nitong makipagtalakayan sa kanya tungkol sa Islam ngunit hindi ito kayang gawin ng aking kasamahan dahil wala siyang masyadong kabatiran tungkol sa Kristiyanismo at siya ay takot na akuin ang responsibilidad sapagkat hindi siya nakapag-aral ng mga aklat na may-kaugnayan dito at pagsangguning sapat upang magampanan niya ang responsibilidad.

Makalipas ang ilang araw, dinala niya ang kanyang kaibigan matapos ang panggabing dasal, matapos ang pagbibigay ng pagpipitagan siya ay nagtanong sa akin kung ako ba ay naniniwala sa Islam bilang relihiyon na sinagot ko ng pagsang-ayon. Nagtanong rin siya kung ako din ba ay naniniwala na si Muhammad ay propeta ng Panginoon, at kung ang relihiyon ni Muhammad ay mas mahusay pa kaysa Kristiyanismo. Ako ay sumang-ayon.

Saka siya ay nagtanong," Ikaw ba ay naniniwala na ang sino mang hindi naniniwala sa Islam ay itatapon sa impiyerno?" Ako ay sumagot," Nahahati sa dalawang pangkat ang hindi naniniwala sa Islam. Ang unang pangkat ay iyong mga hindi naniniwala sa Islam sapagkat wala silang kabatiran tungkol sa katotohanan ng Islam. Ang pangkat na ito ay susubukan sa Araw ng Paghuhukom. Kapag sila ay 'pumasa' sa pagsubok na iyon sila ay makakapasok sa Paraiso at kapag hindi sila ay mapupunta sa Impiyerno.

"Ang pangalawang pangkat ay iyong mga nakapag-aral at nakakaalam sa katotohanan ng Islam, ngunit hindi pa rin naniniwala sa Islam dahil sa katigasan ng ulo at iba pang tulad nito. Batid nila na ang relihiyong Islam ang tamang relihiyon, ngunit sa halip, ito pa rin ay kanilang pinasisinungalingan. Ang pangkat na ito ng mga tao ay matitigas ang ulo at kapag sila ay hindi nagsisi at magsisisi para kay Allah na Pinakamakapangyarihan, sila ay itatapon sa impiyerno."

Sinabi niya, "Kung ganoon, sa tingin mo ba milyun-milyong mga Kristiyano ang mapupunta sa impiyerno?" Ako ay sumagot, "Hindi ko sinabi 'yan. Sinabi ko na ang mga matitigas ang ulo lamang ang mapupunta sa impiyerno ngunit ang mga walang-kabatiran ay susubukan sa Araw ng Paghuhukom." Sinabi niya, "Kung gayon, hindi ko pa narinig iyan kahit kanino; sa iyo pa lamang. Kasalungat sa aking mga narinig mula sa mga Muslim na ang lahat ng Kristiyano ay mapupunta sa mabalasik na impiyerno." Sinabi ko, "Anuman ang aking sinabi ay palagay ng mga Muslim na pantas at iyon din ay nakatala sa mga aklat ng pilosopiya at teyolohiya." Sinabi niya, " Ngayon may pangkat ng mga Kristiyano ang makakapasok sa Paraiso!" Upang linawin ang aking katwiran, sinabi ko, "Ang lahat ng mga Kristiyano na naniniwala kay Hesu Kristo at tinanggap ang kanyang relihiyon bilang katotohanan bago dumating ang Islam ay tiyak na makakapasok sa Paraiso. Ngunit pagkatapos dumating ang Islam, ang mga Kristiyano lamang na 'pumasa' sa pagsubok sa Araw ng Paghuhukom ang makakapasok sa Paraiso."

Ang Kristiyanong inhinyero ay nagtanong kung alam ko ba ang Kristiyanismo. Sumagot ako, "Oo". Ako ay

tinanong kung paano at saan ko nalaman ang tungkol sa Kristiyanismo. Sinabi ko na nalaman ko ang Kristiyanismo sa pamamagitan ng pag-aaral ng kanilang mga aklat at pagkakaroon ng mga pagtatalo at pakikipag-talakayan sa iba't ibang mga pantas. Siya ay nagtaka at nagtanong kung bakit hindi ako yumakap sa Kristiyanismo sa likod ng katotohanang tinatanggap ko ang kadakilaan ni Hesus. Sumagot ako na kahit batid ko ang kadakilaan ni Hesus batid ko rin ang mas dakilang antas ni Propeta Muhammad. Katunayan ako ay naniniwala kay Hesus at ako rin ay naniniwala kay Muhammad (sumakanya nawa ang kapayapaan). Sa kanyang pagpuna, "Samakatuwid, para kay Hesus ganoon din ang aming naramdaman." Sinabi ko, "Oo."

Pagkatapos nagtanong siya sa akin, "Paano mo mapapatunayan na si Muhammad ay propeta?" Sinabi ko, "Katulad ng katibayang nagpapatunay sa pagkapropeta ni Hesus, ganoon din ang pagpapatunay sa pagkapropeta ni Muhammad. Itinanggi niya ang aking katwiran sa pagsabing si Hesus ay anak ng Panginoon samantalang si Muhammad ay anak ni Abdullah- Ang Alipin ng Panginoon." Tinanong ko siya, "Anong ibig mong sabihin na si Hesus ay anak ng Panginoon?" At dagdag ko pa, "Ang ibig mo bang sabihin na nilikha ng Panginoon si Maria upang ipanganak si Hesus katulad ng ginagawa ng asawang lalaki sa asawang babae upang isilang ang kanyang anak? O may iba ka pang ibig sabihin? Ano ba talaga ang ibig mong sabihin?"

Sa sandaling ito nag-iba ang mukha ng Kristiyanong inhinyero at sandaling huminto upang magnilay-nilay. Makalipas ang ilang sandali itinaas ang kanyang ulo at sinabing, "Ang pangyayaring ito ay napakapambihira,

higit pa sa katwiran ng kahit sino at hinuha." Tinanong ko siya, " Paano ka maniniwala sa isang relihiyon na higit pa sa katwiran?" Saka binigyan ko siya ng halimbawa, sa pagsasabing, " Kapag ang isang tao ay dumating dito at sinabi sa iyo, ako ang propeta ng Panginoon, at nararapat na sumunod kayo sa akin", at nang tanungin ninyo ng makatwirang katibayan mula sa kanya, sasabihin niya sa inyo, " Higit pa sa iyong kakayahang unawain ako", hindi mo ba pagtatawanan ang taong iyon?" Saka ipinaliwanag ko sa kanya na likas na sa tao ang hindi kaagad tumatanggap ng anuman nang hindi nito nauunawaan.

Siya ay nagtanong," Kaya paano ka maniniwala sa Panginoon maliban sa katotohanang ang iyong katwiran ay hindi niya maunawaan?" Sinabi ko, " Alam ko na ang mundong ito ay may lumikha, ngunit hindi ko alam kung ano ang Kanyang kalikasan o katotohanan. Katulad ng paniniwala sa pagkakaroon ng elektrisidad, sa kabila nito, hindi pa rin alam ang kalikasan."

Siya ay bumalik sa paksa ng pagiging anak ni Hesu Kristo, sinabing, "Ang lahat ng Kristiyano sa buong mundo ay naniniwalang si Hesus ay anak ng Panginoon." Ito ay aking pinasinungalingan sa pagsasabing, "Una, hindi lahat ng Kristiyano ay naniniwala sa ganyang doktrina. Pangalawa, ang kanilang pahayag ay hindi katibayan; Kung hindi, kapag ito ang iyong palagay, maaaring pati lahat ng mga Muslim ay maniniwala rin na si Hesus ay hindi anak ng Panginoon. Ang palagay na ito ng karamihan ay dapat mo ring tanggapin!"

Sinabi niya, "Paano mo mapapatunayan na si Hesus ay propeta ng Panginoon?" Sumagot ako, "Sapagkat ito ay pinatunayan ng Banal na Koran at Propeta ng Islam ang

pagkapropeta ni Hesu Kristo (sumakanya nawa ang kapayapaan); Ako rin ay naniniwala sa kanya." Sinabi niya, " Ipagpalagay na ang Banal na Koran at si Propetang Muhammad ay hindi tumayong mga saksi sa pagkapropeta ni Hesus, sa ganyang kalagayan mananampalataya ka ba kay Hesus?" Sinabi ko, "Sa ganyang kalagayan, hindi ako maniniwala sa kanya." Siya ay humingi ng mga dahilan.

Ipinaliwanag ko sa kanya na kapag wala ang Banal na Koran at ang Propeta ng Islam, ang pagkapropeta ni Hesus ay maaaring mapatunayan lamang ayon sa mga pahayag ng mga Kristiyano o ng Bibliya, alin man sa dalawa ay hindi mapaniniwalaan. Humingi siya ng dahilan.

1. Ako ay sumagot, "Sapagkat ang mga nilalaman ng Bibliya ay salungat sa katwiran, at hindi maaaring pangalanan ang aklat na iyon na Salita ng Diyos!" Siya ay buong pagtatakang nagtanong, "Ang Bibliya ba ay salungat sa katwiran?" Ako ay sumang-ayon, at nang humingi siya ng halimbawa, sinabi ko sa kanya na ayaw kong masaktan ang damdamin niya ngunit maaari siyang sumangguni sa aking aklat na " Mga katangian ng Panginoon at ng Kanyang mga Propeta ayon sa Bibliya"[27] na nagpapakita kung paano pinaratangan ng Bibliya si Hesu Kristo na ipinanganak nang pangangalunya (Ipagbawal nawa ng Panginoon!)

[27] Ipinakita sa kabanata 2 ng aklat na ito.

Nakagat ng Kristiyano ang kanyang daliri, "Hindi! Hindi maaaring mayroong ganyang bagay sa Bibliya!" Agad kong binuksan ang Bibliya para sa kanya at ipinakita sa kanya ang aking sinasabi. Siya ay nabigla sa kanyang nakita. Saka ipinaliwanag ko sa kanya na ang ganoong hindi makatwirang paksa ay sagana sa aklat na iyon na makikita niya balang araw, sa kagustuhan ng Panginoon.

Saka sinabi ko "Sana mapatawad mo ako kung nasaktan ka ng aking mga salita, ngunit ako ay pinilit mong gawin iyon. Sa ibang dako, si Jesus (sumakanya nawa ang kapayaan) ay isa sa mga Propeta ng *Ol-el- 'Azm* (i.e. ang sinumang may pandaigdigang misyon sa kanyang panahon) isang banal at tapat sa ating pananaw. Nararapat na maniwala tayo sa kanya gaya sa paniniwala kay Propeta Muhammad."

2. Hinggil sa katwiran na hindi ko matatanggap ang mga pahayag ng mga Kristiyano na maglingkod bilang patunay, ipinaliwanag ko sa kanya na bunga ng Kristiyanong pananaw at mga pahayag, maraming tao sa mundo na ang bilang sa kabuuan ay mas malaki pa ng maraming beses kaysa mga Kristiyano, halimbawa ang mga Hudyo, mga Budismo, Zoroastriyanismo at mga Confucian, at iba pang mga tao mula sa iba't ibang mga relihiyon sa mundo, na siyang kasalungat sa mga Kristiyano, ay hindi nakakakilala kay Hesus bilang propeta. Kaya ako ay naniniwala kay Hesus batay sa Banal ng Koran at kay Propeta Muhammad.

Sinabi niya," Ano na ngayon ang kalalabasan ng iyong katwiran?" Sinabi ko, "Sa aking kapasiyahan,

ipagpalagay natin na kapapasok lang natin sa mundong ito at nais nating magkaroon ng relihiyon para sa ating mga sarili. Kaya unang-una alisin muna natin sa ating mga sarili ang lahat ng uri ng nakaraang panggagaya at kaisipan upang tayo ay magkaroon ng malayang pag-iisip kung anong relihiyon ang nararapat sundin at saka pumili ng tapat sa relihiyong iyon." Sinabi niya, "Tama, kaya nga paano natin mahahanap ang katotohanan?" Sinabi ko, " Heto mayroon tayong dalawang aklat, ang Bibliya at ang Koran. Sa naibigay na panghuhuwad at kasiraan na nangyari sa unang nabanggit , katulad ng mga hindi makatwirang mga bagay na nakasaad, ang Bibliya ay hindi na nararapat na mapananaligang aklat para sa isang relihiyon. Kung kaya, alinman sa orihinal na aklat na ito ay hindi wasto o orihinal nitong kopya ay wasto ngunit sinira at tiwali. Samakatuwid, sa magkatulad na dahilan, ang Bibiliya ay hindi mapananaligan na aklat na pagtiwalaan. Kaya ang Banal na Koran ay ang naiwan na dapat piliin."

Sinabi niya," Maaari pang mangyari na magkaroon ng iba pang relihiyon maliban sa Banal na Koran, kung gayon paano ko mababatid na ang Islam ay mas mabuti kaysa ibang relihiyon? Gayundin, paano ko mababalewala na ang Koran ay tunay upang ito ay aking matanggap at sundin ang Propeta nito?" Sinabi ko," Magandang tanong! Patutunayan ko sa iyo ang kapanaligan ng Islam at ang katotohanan ng Banal ng Koran. Sinabi sa isa sa mga bersikulo ng Banal na Koran, { **Kung ikaw ay nag-aalinlangan tungkol sa naipahayag sa Aming Sugo (na si Muhammad), kaya ka gumawa ng kabanata**

**katulad nito ( Koran) at tawagin ang iyong mga saksi maliban kay Allah, kung ikaw ay tapat.}**[28]

At dagdag ko pa, "Ang mga Arabo ay puno ng kahusayan, panitikan, at kalinawan at si Muhammad ay isa sa kanila at hindi siya kilala na nakakabasa at nakakasulat o di kaya siya ay natutong bumasa o sumulat sa ibang tao. Kahit paano nakagawa siya ng pampanitikang gawa na nananatiling lubos na kakaibang obra-maestra. Kung hindi, nakipagpaligsahan na sa kanya ang mga Arabo sa Koran, ngunit ang kanilang kawalang-kakayahang gumawa ay nagpatunay na walang nilalang ay may-kakayahang humamon sa Banal na Propeta sa paggawa ng katulad sa Banal na Koran.

Ang pangyayaring ito ay nagbigay ng sapat na katibayan na walang pag-alinlangan sa pagpapahayag ng Banal na Koran mula sa Makapangyarihang Panginoon." Siya ay nagtanong, "Maaari bang may Arabong magtagumpay sa paggawa ng aklat na katulad sa Koran na hindi pa nakakatagpo sa atin." Sumagot ako," Naging matagumpay ba sila sa paggawa nito, ang mga Kristiyano at mga Hudyo ay gumagamit ng aklat na ito upang pabulaanan ang pagkapropeta ni Muhammad, na sabik silang gawin ito. Sapagkat walang bakas ang bagay na ito sa kasaysayan, ito ay sapat na patunay na ang mga katunggali ng Banal na Propeta ay lubos na nabigo na gumawa ng aklat katulad sa Banal na Koran."

At saka ako ay nagbigay ng makatotohanang halimbawa at sinabi." Ang kawalan ng katibayan ng pagkakaroon ng bagay ay katunayan ng kawalan nito" i.e. kung wala kang

---

[28] Ang Banal na Koran, ang Dumalagang Baka (2): 23.

makikitang tao sa silid na ito, iyon ay nangangahulugan na walang tao sa silid na ito.

Sa puntong ito, ang Kristiyanong inhinyero ay mukhang nahihikayat ng aking pangangatwiran, at nang tanungin niya ako sa aking mungkahi, sinabi ko sa kanya, " Sa aking palagay, dapat mong paniwalaan ang pagkapropeta ni Muhammad." Nagtanong siya, " Dapat bang hindi paniwalaan si Hesu Kristo kung maniniwala kay Muhammad?" " Hindi naman!" Sinagot ko siya, at dagdag ko pa, " Ngunit katunayan, malinaw na ipinag-uutos ng Islam sa mga tagasunod nito na maniwala rin sa pagkapropeta ni Hesu Kristo. Bukod pa dito, si Hesus ay kinikilala sa Islam bilang isa sa mga Limang Dakilang Propeta na ipinadala ng Pinakamakapangyarihang si Allah sa silangan at kanluran ng mundo bilang Kanyang Sugo, at sila ay tinatawag na *Ol-ul-Azm*." Siya ay nagtanong, "Sino ang mga Limang Dakilang Propeta?" sumagot ako, "Sila ay si Propetang Noah (Nuh), Abraham ( Ibrahim), Moses ( Musa), Jesus ( Isa) and Muhammad ( sumakanila nawa ang kapayapaan)."

Pagkatapos ay nag-umpisa akong humimok sa kanya na tanggapin ang Islam; at sa pagpapala at biyaya ni Allah, siya ay yumakap sa Islam at ang pagpapahayag ng pananampalataya sa pagtanggap ng Islam at tinanggap rin niya ang kapangyarihan ni Imam Ali at ang kanyang labing-isang anak – na mga Imam (sumakanila nawa ang kapayapaan).

## Kagalingan ng Islam sa ibang mga Relihiyon

Sa panahon ng Banal na buwan ng Ramadan, isang araw dumating ako sa aking bahay matapos ang tanghaliang pagtitipon ng pagdarasal. Ako ay hapung-hapo sapagkat nanatili ako ng ilang oras upang ipaliwanag ang iba't ibang paksang panrelihiyon na itinatanong ng maraming Muslim sa bakuran ng banal na templo ni Imam Husayn (sumakanya nawa ang kapayapaan) sa Karbala. Sa aking pagdating sa bahay nang ako'y magpapahinga na sana, tumunog ang timbre ng aking pintuan. Walang ibang tao sa bahay para puntahan ito, kaya inisip ko na huwag pansinin ito ngunit ito'y nagpakilos sa akin na maaaring may nangangailangan at kapag ito ay aking ginawa ay maaaring makaragdag ito sa aking pagpapala sa langit.

At saka ko naalala na ako pala ay nakipagtipan na tumanggap ng opisyal mula sa Baghdad. Pag-uusapan namin ang aking kahilingan sa pag-angkat ng kagamitan para sa pagpapatayo ng lokal na himpilan ng radyo sa Karbala, at pagpapatayo ng kolehiyo, ito ay ang Kolehiyo ng al-Qur'an al-Hakim at marami pang ibang bagay. Hindi ko nais gawin ang nakatakdang pagpupulong pagkatapos ng sandaling pahinga. Sa isang banda, wala pa kahit isa sa aking mga kasamahan ang dumarating sa aming pagpupulong. Hindi ko nais gawin ang pagpupulong nang wala sila lalo na kapag ang pagpupulong ay sa mga pinuno ng pamahalaan.

Nang may pag-aatubili, tumayo ako at binuksan ang pinto. Isang tao na nasa mga animnapung taon ang nasa labas. Bumati siya sa akin, "Ang aking pamilya at ako ay dumating mula sa Kadhimayn upang makita ka. Maaari bang makipag-usap ka sa amin?" Sinabi ko, "Ikaw ay

lubos na tinatanggap." Sinabi niya," Nagtapos ang aking anak ng pag-aaral sa Alemanya at kauuwi lang niya kasama ang asawa niyang Alemanyang Kristiyano. Sa aming pakikipagtalakayan sa kanya tungkol sa Islam hinihiling niya na hikayatin siya sa katotohanan ng Islam. Sinubukan na namin ngunit hindi kami nagtagumpay. Napagpasyahan namin na hilingin ang iyong gabay sa bagay na ito. Kaya nandito kami mula pa sa Kadhimayn sa pagpili ng pagkakataong ito – Biyernes – na aming bakasyon." Sinabi ko sa kanya, "Malugod ko kayong tinatanggap."

Pagkatapos inalok ko ang Alemang babae kung ano ang nais nito. Ang kanyang asawang lalaki mismo ang naging tagapagsalin. Sinabi niya, "Ang aking asawa at ang kanyang mga magulang ay nagsasabing pinalitan ng Islam ang Kristiyanismo, at nararapat na tanggapin ko ang Islam, kahit na wala akong nakikitang masasamang bagay sa Kristiyanismo upang palitan ko ang aking relihiyon. Ako ay relihiyosong babae at nag-aral ng Bibliya at ako ay nagsisimba. Lahat ng kasapi ng aking pamilya ay mga relihiyoso. Sa pagpapanatili ng ganitong batayan sa aking pananaw, sa iyong palagay, mayroon bang katwiran na dapat kong lisanin ang Kristiyanismo at pasukin ang Islam? At bakit?" Sinubukan niyang ipaliwanag ang kanyang pakikipagbalitaktakan sa pagbanggit ng halimbawa sa pagsasabing, "Kung ikaw ay may magandang bahay, ikaw ba ay maghahangad pa na baguhin ito, kung wala namang mali dito?"

Sa ganoon din na linya sinabi ko, "Hindi ko nais na iwanan mo ang iyong relihiyon. Nais ko lamang na madagdagan ang kagandahan ng iyong relihiyon ng isa pang kagandahan, ang kagandahan ng Islam. Hindi ko

gustong baguhin mo ang iyong bahay manapa'y madagdagan ng palapag ito upang magkaroon ka pa ng kagaanan tulad ng mas maluwag na espasyo upang matatamasa mo pa ang buhay."

Sa lubhang pagkamangha, sinabi niya, "Hindi ba magkaaway ang Islam at Kristiyanismo sa isa't isa at hinding-hindi magkakasundo?" Sinabi ko, "Hindi. Ang halimbawa ng relihiyong Kristiyanismo at Islam ay katulad sa baitang ng edukasyon, i.e. na may mataas na paaralan at pamantasan. Kaya ang pag-anyaya ko sa iyo sa Islam ay gaya ng paghimok ko sayo sa pamantasang edukasyon matapos ang matagumpay na mataas na paaralan, upang maging buo ang iyong edukasyon." Sinabi niya, "Paano ako sasang-ayon sa iyo na natutunan ko na sa umpisa mula sa aking tahanan, sa aking paaralan at paligid na ang Islam ay laging laban sa Kristiyanismo, at si Muhammad ang isunumpang kaaway ni Kristo, at ang mga Muslim ay kaaway ng mga Kristiyano?"

Sinabi ko, "Anuman ang iyong natutunan sa mula sa umpisa ay talagang kabaliktaran sapagkat ang Islam ay naghahangad ng tagumpay sa Kristiyanismo, at ang katibayan nito ay nasa ating Banal na Koran, **{Sinabing (O mga Muslim!) "Naniniwala kami kay Allah, at sa ipinahayag sa amin . . . na natanggap rin ni Moses at Hesus."}**[29] Si Muhammad ay naghahangad rin ng tagumpay at kapatid ni Kristo ayon sa nabanggit sa Banal na Koran, **{Ang Sugo, na anak ni Maria, walang iba kundi isang sugo, mga sugong (katulad nila) na unang ipinadala sa kanya}**[30] Ang mga Muslim rin ay nagha-

[29] Ang Banal na Koran, ang Dumalagang Baka (2):136.

[30] Ang Banal na Koran, ang Mantel_ (5): 57.

hangad ng tagumpay sa mga Kristiyano na makikita sa mga sumusunod na mga berso: {**Matatagpuan mo na malapit sa mga naniniwala ang pagmamahal (maging) sa nagsasabing, "Lo! Kami ay mga Nasareno."**}[31]

Saka tinanong ko siya, "Ngayong nakita mo na ang malinaw na bersikulo na ito ng Banal na Koran, naisip mo ba na ang narinig mo noon ay tama o itong narinig at nakita mo ngayon?" Ang Kristiyanong babae ay napamangha sa aking pangangatwiran. Gayundin ang kanyang pamilya ay nagpakita ng pagkamangha; Sinabi ko, "Ito ay dahil sa kakulangan ng propaganda sa tahanan at ibang bansa. Tulungan nawa tayo ni Allah."

At saka sinabi niya, "Ngayon ay sumasang-ayon na ako sa iyo sapagkat napatunayan mo ito mula sa Koran. Kung hindi mo ito pinatunayan mula sa Koran, masasabi ko na sinasabi mo lang ito upang himukin lang ako na tanggapin ang Islam nang walang batayan sa katotohanan. Ngayon pakipaliwanag kung paano ang relihiyon ng Islam matapos ang Kristiyanismo ay nagiging 'baitang ng pamantasan' pagkatapos ng mataas na baitang'?" Sinabi ko, "Ikaw mismo sa sarili mo ay isang Kristiyano at mas nakababatid na ang Kristiyanismo ay relihiyon ng kagandahang-asal." Sumagot siya ng pagsang-ayon. At sinabi ko, "Ngunit ang Islam ay may karagdagang kagalingan ng moral sa iba't ibang paksa katulad ng pamantasan ng edukasyon na nagkakaloob ng mga bagong sangay ng pag-aaral sa mga mataas na paaralan." Sinabi niya, "Magbigay ka ng halimbawa." Sinabi ko, "Halimbawa, ang Islam ay

[31] Ang Banal na Koran, ang Mantel (5): 82.

nagtatag ng mga sistemang pampulitika at ekonomiya, at nagbigay-diin sa mga progamang pansandatahan, pangkalusugan, kayamanan at iba pa."

Ang Alemanyang babae ay namangha sa aking mga pahayag at nagtanong, "Ang Islam ay may kaugnayan rin sa paksang ito?" Sinabi ko, "Oo, at bakit hindi?" Sinabi niya, "Natanto ko noon na ang Islam ay mga lupon ng nakakatawang mga kuwento at kasiraan sa Hudaismo at Kriatiyanismo. Sinabi ko, " Ngunit ang totoo ay kabaligtaran." Naging malayo ang Islam sa totoong Hudaismo at Kristiyanismo dahil sa nakakatawang mga kuwento at kasiraan na lumaki sa paglipas ng panahon, at kaya bakit sinabi ng Banal na Koran, {**At aming ipinahayag sa iyo ang Aklat (na Koran) nang may katotohanan, patunay na anumang aklat na nauna rito na nananaig** (dating aklat (mga)) [upang tukuyin ang mga kasiraan at kabulukan na nangyari sa nakaraang ipinahayag na Banal na Kasulatan]}."[32]

Sinabi rin niya, "Ngayon may dalawang tanong ang nagbuhat sa akin. Una, ano ang mga nakakatawang kuwento sa Hudaismo at Kristiyanismo? Maaari bang ang mga bagay na iyan ay makarating sa Kristiyanismo?" Sinabi ko, "Ayokong banggitin ang aspetong ito dahil ayokong masaktan ang iyong damdamin at agawin ang ating sarili sa positibong bunga ng pagtatalakayan. Gayunman, babanggit ako ng isang paksa dito. Ang mga Kristiyano ay naniniwala sa pagkaiisa ng tatlong banal na tao ang Ama, ang Anak at ang Espiritu Santo, sila ay tatlong tao ngunit iisa. Maaari ba ito?" Sumagot siya, "Ano ang katutulan?" Sinabi ko sa kanya habang hawak

[32] Ang Banal na Koran, ang Mantel (5): 48.

ko ang tatlong aklat sa aking kamay, "Ang mga aklat ba na ito ay tatlo o isa?" Sinabi niya, "Tatlo." Sinabi ko, "Kung may taong lumapit at sasabihin sa iyo ang mga aklat na ito ay tatlo at iisa rin, ano ang sasabihin mo sa kanya? Hindi mo ba sasabihin sa kanya na hindi maaaring ang tatlong magkakaibang hiwalay na bagay ay maaaring tawagin na isa na lamang?"

Ang Kristiyanong babae ay namangha na parang ngayon lamang niya narinig ang katwiran na iyon sa buong buhay niya. Sinabi niya, "Paano naniniwala ang mga Kristiyano sa pagkaiisa ng tatlong banal na tao?" Sinabi ko, "Hindi ko alam tanungin mo sila. Ito lamang ang aking nabatid na ang kaalamang ito ay mali."

Sinabi niya, "Ang aking pangalawang tanong ay: sinabi mo na ang Islam ay nagdidiskurso sa lahat ng aspeto ng buhay. Ang Islam ba ay relihiyon? Anong kaugnayan mayroon sa pagitan ng relihiyon at pulitika o ekonomiya?" Sinabi ko, "Ang relihiyon ay lahat. Ngunit buhat ang Kristiyanismo ay nagkaroon ng maraming kasiraan, wala nang natira nito maliban sa iilang tuto sa tuntuning pangmoral." Sinabi niya, "Maaari mo bang ipaliwanag, halimbawa, ang ekonomiya ng Islam?" Sinabi ko, "Kung gayon, babanggitin ko sayo ang mga bersong may-kaugnayan mula sa Banal na Koran:

**{At unawain na anuman ang iyong kinita, sangkalima (Khums) ay bahagi para kay Allah.}**[33]

**{Ang abuloy ay para lamang sa mahihirap at nangangailangan.}**[34]

---

[33] Ang Banal na Koran, ang Pampublikong Pag-aari (8):41.
[34] Ang Banal na Koran, Pagsisisi (9):60.

**{Ipinahihintulot ni Allah ang pangangalakal at ipinagbabawal ang labis na pagpapatubo sa utang.}**[35]

**{O ikaw na nanampalataya, sumunod ka sa (pangkalakal) na kasunduan.}**[36]

Saka, inumpisahan kong isalin sa kanya ang mga bersikulo sa Koran na may-kinalaman sa pang-ekonomiyang Islam sa ilang maliit na kabatiran na may-kaugnayan sa aming talakayan. Ipinahayag niya, "Tinatanggap ko na ang Islam, ngunit may isang bagay pa ang natitira, na kung iyong maipaliwanag ito ay aking lubos na ikasisiya, yayakap ako sa Islam, kung hindi ay hindi. Paulit-ulit ko ng itinatanong ito sa aking asawa at sa iba pa ngunit walang makapagbigay sa akin ng nakalulugod na sagot." Tinanong ko siya kung ano ang tanong na iyon.

"Umpisa ng mga unang araw ko sa Iraq," Sinasabi niya habang itinuturo ang kanyang asawa at ang iba, "Ang pamilyang ito ay humihiling sa akin na magsuot ng belo. Kung ang pagsusuot ng belo sa Islam ay sapilitan, hindi ko ito mayayakayap kung ganoon."

Sinabi ko, "Nakita mo ba ang mga mag-aalahas kung paano nila pinangangalagaan ang mamahaling alahas sa ligtas na kahon?" Sumagot siya, "Oo, nakita ko nga." Nagtanong ako, "Bakit nila ginagawa iyon?" Siya ay sumagot, "Upang pangalagaan ito laban sa mga magnanakaw." Sinabi ko, "Ganoon din ang pilosopiyang Islam sa pagsusuot ng *Hijab*. Halimbawa, kung ikaw ay batang babae at batid mo na bawat lipunan ay may mga

---

[35] Ang Banal na Koran, ang dumalagang baka (2): 275.

[36] Ang Banal na Koran, ang Mantel (5):1

magnanakaw ng karangalan at kalinisan. Gaya ng mga alahas na inaadya mula sa mga magnanakaw, ginagawa rin ng Islam na sapilitan sa mga tagasunod nito na iadya ang kalinisan, karangalan at kadakilaan ng mga kababaihang kasapi ng lipunan, at ang ganitong kautusan ay para lamang sa iyong sariling kapakanan." Sinabi niya, "Ito ay maaaring tamang paliwanag. Ngayon, kung pagsusuot ng *Hijab* o belo ay sapilitan sa Islam, bakit may kababaihang nakikita sa telebesiyon ng Iraq ang hindi nagsusuot na belo o *Hijab*? Hindi ba ang Iraq ay Islam na bansa?"

Sinabi ko, "Ang iyo bang bansa na Alemanya ay malaya o nasa ilalim ng kapangyarihan ng pananakop?" Sinabi niya, "Matapos ang Ikalawang Digmaang Pandaigdig, nahulog kami sa kapangyarihang pananakop." Sinabi ko, "Naniniwala ka ba na ang pananakop ay nagbigay ito sa'yo ng pamamaraan upang umunlad ang iyong bansa ayon sa iyong kagustuhan, na isagawa ang batas ayon sa iyong pinili, at hayaan kang mamuhay ayon sa iyong nais?" Sinabi niya nang may kalungkutan sa kanyang puso, "Hindi, hindi lahat!" Sinabi ko, "Kaming mga Muslim ay nahulog rin sa kamay ng mga (pulitiko/ ekonomiya) mananakop buhat noong dalawampu't siglo at ang lahat ng aming pambansa, pangkultura, pampulitika at pang-ekonomiyang tagapagtakda ay naakit nila. Samakatuwid, kaming mga Muslim ay inalisan ng magsasagawa ng anumang programa ayon ng Islam sa aming bansa." Sinabi niya, "Katunayan, iyan ay totoo."

Dito ang babaeng Kristiyano ay yumakap mismo sa Islam at ipinahayag ang tatlong pahayag ng pananampalataya; "Ako ay sumasaksi na walang ibang Panginoon maliban kay Allah, ang Nag-iisa at walang kapareha; at

ako ay sumasaksi na si Muhammad ay ang Alipin at Sugo ni Allah." Tinanggap niya rin kaagad ang kahalili na si Imam Ali.

Ang lahat ng kasapi ng kanyang pamilya, lalo na ang kanyang asawa ay batid ang walang hanggang kasiyahan sa pagyakap niya sa Islam.

## Mga Itinuturo ng Islam

Isang araw, ang kabataang kanluranin na hanggang balakang ang kasuotan ay pumunta sa aming bahay na may kasama ring katutubong kabataan sa aming bayan sa Karbala. Tinanong ko ang batang Karbalai kung paano niya nadala ang Kanluranin dito, sinabi niya na humiling ito sa kanya na dalhin siya sa relihiyosong pantas sapagkat nais nitong magtanong tungkol sa Islam. Kung kaya, siya ay kanyang isinama doon.

Siya ay aking tinanggap at nagtanong ako sa kanyang pangalan, bansa at dahilan ng kanyang pagbisita sa Iraq, at lalung-lalo na sa Karbala. Nagtanong din ako tungkol sa antas ng kanyang edukasyon at propesyon. Sinabi niya sa kanyang sagot na siya ay Amerikano. Siya ay nagtapos sa pamantasan ng Amerika kung saan siya nag-aral tungkol sa relihiyong pangkasalukuyan, at siya ay pumunta sa Iraq bilang turista. Dagdag pa niya ay nagustuhan niya ang Islam dahil nakita niyang makatwiran ito kaysa ibang mga relihiyon, ngunit sinabi din niya na mayroon siyang iilang mga tanong hinggil sa Islam na kapag naging malinaw at kanyang kaluluguran, ito ay maaaring makapagbigay-lakas sa kanya na iwanan ang Kristiyanismo at yumakap sa Islam.

Tinanong ko siya, "Bakit nais mong iwanan ang Kristiyanismo?" Sinabi niya, "Karamihan sa mga kabataan sa Amerika lalo na iyong mga nakapag-aral at nabigyan ng higit na kaalaman ay walang matatag na pananampalataya sa Kristiyanismo sa tunay na diwa ng salita, sapagkat nakita nila ang hindi makatwirang tradisyon ng relihiyon, habang nakikita nilang mayroong ilang nakatataas na mga relihiyosong tao ay hindi kapuri-

puri ang katangiang-moral at bantog na katangian. (Siya ay napakatapat sa kanyang pagsasabi tungkol sa kanila)."

Sinabi ko, "Kung ganoon bakit hindi pinawalang-halaga ng mga kabataan ang Kristiyanismo?" Sinabi niya, "Unang-una, karamihan sa kanila ay iniwan na ang Kristiyanismo, at pangalawa ang mga nananatiling nagpapakita pa ng pagmamahal dito ay ginagawa lamang dahil sa dalawang kadahilanan. Ang ilan ay dahil lamang sa sumusunod sila sa kanilang mga nakatatanda at ama, at ang ilan ay gumagawa dahil sa takot ng pagkalat ng komunismo at kawalang paniniwala. Sila ay naniniwala na kapag kanilang iniwan ang Kristiyanismo, ang komunismo ay uusod. Sa kanilang palagay, ang Kristiyanismo ay ang hadlang laban sa paglawak ng impluwensiyang komunismo sa mga tao at bansa. Sa kanilang palagay, ang mga hangarin at layunin ng komunismo ay upang lipulin ang lahat; mula sa kanilang pamahalaan hanggang pang-ekonomiya, kalayaan at sistema ng pagmamana."

Sinabi ko, "bakit hindi sila kumuha ng kalinga sa Islam?" Sinabi niya, "Sapagkat ang Islam na ipinakilala sa kanila ay baligtad. Dagdag pa dito, walang tagapangaral ng Islam sa Amerika na siyang magpapakilala sa tunay na Islam sa paraang maikintal sa mga kabataang Amerikano at mahikayat dito."

Sinabi ko, "Iyo bang tinatanggap ang kagandahan ng Islam?" "Oo, ngunit ito ay baligtad sa aking pananaw", "Anong uri ng kabaligtaran?" Siya ay sumagot, "Iyan ang aking sadya ko kung bakit ako lumapit sa inyo." "Nagtanong ka na ba sa ibang pantas na Muslim?" "Oo, ngunit hindi ako nakatanggap ng nakalulugod na sagot."

At saka niya isinalaysay kung paano sila nagkakilala ng batang Karbalai na gumabay sa kanya sa aking pamamahay. Ang batang Amerikano ay nakakaalam ng kaunting Arabik; dahil dito hindi na kami nangangailangan ng tagapagsalin, maliban sa ilang pagkakataon sa talakayan na humihingi kami ng tulong sa isa sa aming kaibigan na nagsasalita ng Ingles. Ang aming talakayan ay nag-umpisa sa tanong ng katibayan ng pagkakaroon ng Panginoon.

Sinabi ko, "Ang katibayan na Kanyang pagkabuhay ay kinilala mula sa Kanyang mga palatandaan, sapagkat walang bunga kung walang sanhi," Ipinaliwanag ko sa kanya, "Alam mo na ang Estados Unidos ay mayroong tatlong daang libong dalubhasa sa pangkalawakan at naglaan ng daang-daan milyong dolyar sa paggawa ng artipisyal na satelayt. Mapapatunayan mo ba na ang mga satelayt ng Amerika ay mayroong gumawa ngunit ang buwan– ang likas na satelayt - ay walang Lumikha?" Habang nasiyahan sa paliwanag na ito, saka niya sinabi, "Bakit hindi natin nakikita ang Panginoon?" Sinabi ko, "Sa tingin mo ba bawat bagay na may buhay ay nakikita?" Sinabi niya, "Naniniwala lamang ako sa nasasalat na mga bagay." Sinabi ko, "Hindi, hindi ito ang usapin. Naniniwala ka sa mga nasasalat gayundin sa may-katwirang mga bagay." Nang sinabi niyang paano, sinabi ko, "Naniniwala ka ba sa pagkakaroon ng isip, kaluluwa, bigat ng puwersa at iba pang tulad nito?" Sinabi niya, "Oo" Sinabi ko, "Nakikita mo ba ang pag-iisip, ang kaluluwa o bigat ng puwersa?" Pakontra itong sumagot. Saka sinabi niya, "Kaya, ikaw rin ay naniniwala sa mga bagay na hindi nahihiwatigan ng iyong pandama, at ang iyong naiintindihan ay ang bunga nito." Sinabi niya, "Magandang sagot."

Ang batang Amerikano ay naglahad ng iba pang paksa sa pamamagitan ng pagtatanong, "Paano ka naniniwala sa kanyang pagkapropeta kung si Muhammad ay hindi propeta?" Sinabi ko, "Sa anong batayan nasabi mong hindi siya propeta?" Sinabi niya, "Malinaw na itinatag niya ang relihiyon sa pakikipag-away, subalit ang Panginoon ay maawain at hindi gumamit ng ganoong hakbang." Sinabi ko, "Unang-una, alang-alang sa katwiran, kung ating ipagpalagay na ang pahayag ay totoo, tatanungin kita, naniniwala ka ba sa pagkapropeta ni Moses (sumakanya nawa ang kapayaan)." Sumagot siya ng pasang-ayon. At iniugnay ko sa kanya ang kuwento ni Moses ayon sa binanggit ng Bibliya, Deuteronomy 13: 15- 16, Bilang 31: 7-35, nang siya ay gumawa ng hakbang na higit pa sa pakikipaglaban. Siya (raw) ay inutusan ng Panginoon na sunugin ang mga lungsod na kanyang nasakop, pinatay hindi lang ang mga kalalakihan, pati na rin ang mga musmos at mga hayop.

Sumang-ayon siya sa katibayan at sinabing, "Kaya bakit ako lumapit sa iyo upang linawin at makakita ng relihiyon para sa aking sarili sapagkat ang Bibliya ay maraming nakakatawang kuwento.

Ipinagpatuloy ko, "Katunayan ang Islam ay hindi itinatag sa pakikipaglaban." Saka tinanong ko siya, "Napag-aralan mo na ba ang mga labanan ng Propeta ng Islam? Alam mo ba na lahat sila ay mga nagsasanggalang at wala kahit isa ay mapanlusob?" Sinabi niya, "Ngayon ko lang ito narinig."

Sinabi ko, "Kailangan mong tingnan ang tunay na pagsangguni sa kasaysayan upang makita mo ang kasulatan ng katotohanan at upang masiyahan ang iyong

sarili sa katotohanan ng aking pahayag." Sa puntong ito binigyan ko siya ng kopya ng aking aklat "*Sa anino ng Islam*" at pinayuhan ko siya na pag-aralan ito lalo na ang kabanatang tumutukoy sa mga labanan ni Propeta Muhammad (S).

Ang batang Kristiyano ay nag-umpisang pag-aralan ang aklat at isa sa aming kaibigan na nagsasalita ng Ingles ay tumulong sa kanya sa pagsagawa. Samantala, ginamit ko ang pagkakataon sa maikling sandali na makilala ang iba pang naghihintay upang makita ako.

Nang matapos na niyang basahin ang kabanatang may-kaugnayan sa aklat, siya ay lubos na namangha kung paano binaligtad ang kasaysayan ng Islam na ipinakilala sa kanila. Saka niya tinanggap na si Muhammad ay hindi pumapailanlang sa espada, "Paano mo mapapatunayan na siya ay Propeta?" Sinabi ko, "Kayong mga Kristiyano paano ninyo mapapatunayan na si Hesus (sumakanya nawa ang kapayapaan) ay isang propeta? Sinabi niya, "Katunayan, wala akong sapat na katibayan ng pagkapropeta ni Hesus sapagkat ang sarili ko mismo ay naniniwala sa Kristiyanismo sa pamamagitan ng tradisyon ng pamilya."

Aking iminungkahi na magkaroon kami ng batayan sa pagkilala at katapatan ng mga propeta upang makilala ang pagkakaiba sa pagitan ng totoo at maling propeta. Nang may nakapagtatakang kausisaan sinabi niya, "Ito ang punto at pangunahing isa sa mga katanungan ko."

Sinabi ko, "Paano mo malalaman na ang isang tao ay manggagamot at ang isa ay inhinyero?" Sinabi niya, "Alinman sa sertipiko o titulo na ipinagkaloob ng

paaralan ng medisina o pamantasan o sa pamamagitan ng karanasan. Halimbawa, kapag ang isang tao ay nakapagpagaling ng sakit gamit ang gamot, tatawagin ko siyang manggagamot. Gayundin, kung ang isang tao ay gumawa ng plano ng gusali at pumasa sa pangangailangang pang-inhinyero siya ay matatawag na inhinyero."

Saka sinabi ko, "Sa kalagayan ng propeta, ganoong pamamaraan din ang sinusunod. Sa paghayag ng Panginoon, malalaman mo na siya ay sugo mula sa Kanya." Sinabi niya, "Paano iyon?" Sinabi ko, "Ang himala ay isang katibayan ng Panginoon na Kanyang ipinagkaloob sa Kanyang ipinadadala." Sinabi niya, "Papaanong ang himala ay tatanggapin bilang patunay mula sa Panginoon?" Sinabi ko, "Sa paglabag sa batas (ng likas) ay di-kayang pigilin ninuman maliban sa Panginoon na Pinakamakapangyarihan. Kaya, nang ipinagkatiwala ni Allah ang kapangyarihang ito (sa paggawa ng mga himala) kaninuman, ito ay patunay na ang taong iyon ay sugo ng Panginoon." Sinabi niya, "Napakahausay na katwiran. Itinanong ko na ito sa maraming Kristiyano at mga pantas ng Islam ngunit walang isa sa kanila ang nakapagpasiya sa akin. Kahit papaano, ngayon dumating na tayo sa yugto kung saan iyong patutunayan na si Muhammad ay gumawa ng mga himala."

Sinabi ko, "Ang himala ni Propeta Muhammad (sumakanya nawa ang pagpapala ni Allah at sa kanyang kapamilya) ay napakalinaw sa akin at nakita rin ito ng aking mga mata." Napamangha niyang tinanong, "Nakita mo ba mismo ang himala ni Muhammad?" Pasang-ayong akong sumagot. Siya ay nagtanong, "Ano ang himalang

iyan?" Sinabi ko habang itinuturo ko ang Koran, "Ang Koran na ito ang himala ni Muhammad?" Sinabi niya, "Paano naging himala ni Muhammad ang Koran?" Sinabi ko, "Hinamon ni Muhammad ang mga tao sa buong mundo na gumawa kahit kaunting kabanata katulad ng Banal na Koran ngunit walang isa sa kanila ang nakagawa mahigit na labing-apat ng siglong nakalipas." Sinabi niya, "Paano naging kapani-paniwala ang pahayag na ito na hinamon ni Muhammad ang mga tao sa buong mundo ngunit walang nakagawa nito?"

Saka ko binanggit ang bersikulo mula sa Koran na nagsasabing, {**Kung ikaw ay nag-aalinlangan hinggil sa ipinadala namin sa Aming Sugo (Muhammad) kaya gumawa ka ng kabanatang katulad nito at tawagin ang iyong saksi maliban kay Allah, kung ikaw matapat.**}[37] at sinabi ko sa kanya, "Ito ang matibay na katibayan ng hamong pampanitikan. Walang kahit sino sa mundo ang makakagawa ng kahit maliit na kabanata ng katulad sa Banal ng Koran. Kung mayroon man ito ay maaaring naitala na sa kasaysayan. Sa panahon ng iyong pag-aaral tungkol sa mga relihiyon, may narinig ka na bang umaangkin na nakagawa na ng akda na malapit sa Koran?" Nang hindi siya sumang-ayon, sinabi ko, "Iyan ay nangangahulugan na ang tao ay walang-kakayahan na gumawa."

Ibinalik niya ang tanong, "Kung ang Islam ay wasto, bakit ang mga Muslim ay paurong?" Sinabi ko, "Sa kadahilanang ang mga Muslims ay hindi kumikilos ng naaayon sa Islam." Sinabi niya, "Bilang mga Muslim, paano sila kumikilos ng hindi naaayon sa Islam?" Sinabi

[37] Ang Banal na Koran, ang Dumalagang Baka (2): 23.

ko, “Karamihan ba ng mga Amerikano ay mga Kristiyano o hindi?” Sinabi niya, “Oo, karamihan.” Tinanong ko, “Sila ba ay kumikilos ng tama ayon sa Kristiyanismo?” Sinabi niya, “Hindi.” Sinabi ko, “Gayundin ang mga Muslim na hindi kumikilos ng ayon sa Islam, kung kaya’t sila ay paurong. Sa pag-umpisa ng Islam, sila ay sumusunod sa Islam at natatamo nila ang kaunlaran at tagumpay.” Sinabi niya, “Paano mo nga ako mahihimok sa isang relihiyon na ang mga tagasunod ay paurong?” Sinabi ko, “Kung ikaw ay nasa daang-publiko at nakikita mo ang ibang gumagamit ng daan ay lumilihis ng pakaliwa o pakanan, sila ba ay iyong susundin o hayaan nalang ito para sa mga lumilihis?" Sinabi niya, “Tiyak na gagamitin ko ang tuwid na daan at ipagsawalang-bahala ko ang mga walang disiplina na mga lumilihis.” Sinabi ko, “Kaya ikaw ay inaanyayahan ko sa Islam hindi sa mga lumilihis.”

At saka niya sinabi, “Sinabi ni Allah sa Kabanata ng Tagumpay, 48:1-2, “Lo! Binigyan ka namin (O Muhammad) ng tagumpay na patawarin ka ni Allah sa iyong nakalipas na mga kasalanan at ang mga paparating.” Maaari bang ang makasalanang tao ay magiging propeta?”

Sumagot ako, “Ang Banal na Propeta ay “makasalanan” sa mata ng mga taong walang relihiyon ng Makka. Namihasa nilang sabihin na kinukutya at iniinsulto ni Muhammad ang aming paniniwala at panginoon. Sa tulong at kagustuhan ni Allah ng mapayapang isinuko ang Makka kay Muhammad at nanaig siya sa mga walang relihiyon, ang kanyang “mga kasalanan”o “krimen” laban sa mga taong walang relihiyon ay “bumagsak” o napatawad, salamat sa Pinakamakapang-

yarihang si Allah na Siyang naghanda ng saligan nito. Dagdag pa nito, matapos bumagsak ang Makka nagpatuloy pa rin sa pagwasak si Propeta Muhammad ng mahigit tatlong daang "diyus-diyusan" na "banal" sa mga taong walang relihiyon sa Makka."

Hindi na kailangan pang banggitin , ang "kasalanan" na tinutukoy ng mga taong walang relihiyon na ayon sa bersikulo ay hindi itinuturing na kasalanan sa mata ng Pinakamakapangyarihang Panginoon, ngunit sinabi ng Maykapangyarihan na hindi lamang Siya nagpadala ng tagumpay sa Kanyang Sugo, na si Propeta Muhammad, manapa'y sa pamamagitan ng tagumpay na ito Siya rin ay gumawa ng mga pangyayari na kahit ang mga 'kasalanan' na iniugnay ng mga taong walang relihiyon ay walang-kabuluhan at hungkag.

At saka nagsalita ang Kristiyanong Amerikano, "May nakilala akong mga tao sa Amerika na nagsasabing tagasunod ng relihiyong Qadyani. Hinikayat akong yakapin ang kanilang relihiyon at sinasabing nagtagumpay ang kanilang relihiyon sa Islam, na ipinadala ni Ghulam Ahmad Quadyani na nagpahayag na propeta. Naniniwala ka ba sa relihiyon na iyon?" Hindi ako sumang-ayon, at nang magtanong siya sa dahilan, sinabi ko na, "Unang-una sapagkat ang Propeta ng Islam ay nagsabi, "*walang propetang darating pagkatapos ko.*"[38] Dahil diyan, ang sinumang mag-angking siya ay propeta pagkatapos niya ay isang impostor at ang kanyang pag-aangkin na isang propeta ay mali. Buhat nang napatunayan natin na si Muhammad ay isang tunay na propeta at tayo ay naniniwala na ang tunay na propeta ay hindi

[38] Al-Kafi, tomo 8, ph. 26, hadith # 4.

nagsisinungaling, kung kaya't dahil dito si Qadyani ay isang impostor na ayon sa sinabi ni Propeta Muhammad ay walang ibang propeta pagkatapos sa akin. Pangalawa, si Ghulam Ahmad Qadyani ay nagpakilalang propeta ngunit wala itong naipakitang himala. Kapag ang pagkapropeta ay tinatanggap nang walang anumang himala maaaring libu-libo ng propeta ang lumitaw sa mundo. Kaya ikaw at ang iba pa ay maaaring magpakilala na mga propeta isang umaga. Sa tingin mo ba na ang pagpapakilala ng isang pagkapropeta ay maaaring maging propeta?" Siya ay ngumiti at sinabi, "Hindi!" Dagdag pa niya, "Ngunit ang mga Qadyani ay napakalakas at patuloy sa pagpapalaganap ng kanilang relihiyon." Sinabi ko, "Ang gawain ba at pagsulong ng pagpapalaganap ng reihiyon ay patunay na ito ang katotohanan? Kung ganoon, ang mga facist, mga komunismo at iba pang tagasunod ng iba't ibang mga idolohiya ay maaaring tanggaping tama."

At siya ay nagbigay pa ng isang tanong; "Mayroong bersikulo sa Koran na nagsasabing bawat mabubuting bagay at masasamang bagay ay galing kay Allah. Siya ay nagpatuloy, kung ang masasamang bagay ay galing rin sa Panginoon sapagkat sinabi nito, {**Ang lahat ay mula kay Allah**}[39] Bakit kailangang parusahan ang tao sa kasamaan nito?" Sinabi ko, "Ang ibig sabihin ng 'masasamang' bagay dito ay ang mga bagay na higit pa sa kakayahan ng sangkatauhan, halimbawa, biglang pagkamatay, sakit na hindi ginawa ng tao, kagutuman, baha, nakapipinsalang bagyo at iba pang kalamidad gaya nito. Kung kaya't sinabi ni Allah sa isa pang bersikulo, {**anumang kabutihang nangyari sa iyo iyon ay mula**

---

[39] Ang Banal na Koran, Kababaihan (4): 78.

**kay Allah, at anumang kasamaang nangyari sa iyo ay nang dahil sa iyong sarili.}**[40]

Sinabi niya, "Napag-aralan namin sa pamantasan na ang mga Muslim ay naniniwala sa kapalaran at awa't tulong ng Panginoon, na ayon sa pagpakahulugan ng aming propesor na ang Panginoon ay may kautusan sa lahat na anumang bagay ay mamamatay, kung kaya, ang mga Muslim ay hindi nagsisikap, kaya sila ay paurong. Ganoon ba?" Sinabi ko, "Hindi, ito ay walang katotohanan. Ang Kapalaran (*Qadha'*) na nangangahulugang Kautusan, ay Kautusan ni Allah. Sapagkat ipinag-uutos ni Allah ang bagay na nakabubuti at para sa kapakanan ng sangkatauhan. Ganoon din ang Kalinga (*Qadar*) na ang ibig sabihin ay tamang hakbang, kung saan si Allah, ang May Likha, ang nagkaloob nito ayon sa Kanyang Karunungan katulad ng isang arkitekto na siyang gumagawa ng plano sa isang gusali ayon sa kanyang wastong pamamaraan ng kanyang propesyonal na kaalaman. Kaugnay nito, ang Makapangyarihang si Allah ay gumamit ng paraang nasa pamamahala, at angkop sa sangkatauhan, ngunit Kanyang inutos nang hindi sapilitan. Ang tao ay malaya sa kanyang mga kilos at gawa. Kung may kabutihang nangyari, ito ay nagawa sa kanyang sarili at kapag masama ang nagawa, ito rin ay nagawa sa sarili. Anumang higit pa sa kakayahan at lakas ng tao, iyon ay ginawa ng Panginoon, at hindi ito pananagutan ng tao at hindi ito mapaparusahan sa anumang pangyayari." "Tungkol sa pag-aakala ng iyong propesor na paurong ang mga Muslim ito ay dahil sa kanilang kawalang-bahala dahil sa kanilang paniniwala sa kapalaran at kalinga, dapat tinanong mo siya na kung ang

---

[40] Ang Banal na Koran, Kababaihan (4): 79.

palagay na ito ay totoo, bakit ang ginawa ng mga sinaunang Muslim ay nagpatuloy sa pagbangon ng Islam?"

Sa yugtong ito, ang batang Amerikano ay nagpakita ng kanyang kasiyahan tungkol sa Islam at humiling sa akin na ipakita sa kanya kung paano maging isang Muslim. Nagpasalamat ako kay Allah at itinuro ko sa kanya ang pagpapahayag ng Pakikiisa sa Panginoon, ang Pagkapropeta ni Muhammad at ang paghalili ni Ali. Sinabi niyang naisaulo na niya ang dalawang pagpapahayag noon ngunit lingid sa kanya ang paghalili at pagkapinuno (pagiging Imam) ni Ali ibn Abi-Talib at ang mga walang-kamaliang mga Imam (sumakanila nawa ang kapayapaan). Pagkatapos, ipinaliwanag ko sa kanya ang karapatan ng banal ng pamumuno (ng pagiging Imam) ng mga labindalawang walan- kamaliang mga Imam, at kaya siya ay lubos na yumakap sa Islam.

**o-O-o**

## Ang Paglaganap ng Islam

Ang Kristiyanong mag-asawa ay dumating upang makipagkita sa akin. Ang asawa ay hindi nagsuot ng *hijab*. Nang malaman ko na silang dalawa ay kapwa Kristiyano at pumunta upang talakayin ang tungkol sa Islam, sinabi ko sa asawang babae na magsuot ng *hijab* upang ako ay makapag-usap sa kanya. Ang babae ay nayamot sa aking iminungkahi.

Nakatagpo na rin kami dati ng ganitong pangyayari. Kaya, sabi ko sa kanya, "Ito ay aking paniniwala at alam mo na ang paniniwala ng isang tao ay iginagalang saan man sa mundo." Siya ay sumang-ayon at tinakpan ang kanyang buhok, at nagsabi, "Katunayan, galing pa kami ng Scotland, ngunit nakatira kami sa London kung saan dumadalo kami sa ilang pampublikong talakyan ng mga Muslim sa Hyde Park. Narinig namin doon na ang Islam ay maroong 500 milyong mananampalataya. Ito ay nakamamangha sa amin." Upang sila ay lalo pang mamangha, sinabi ko na katunayan ang Islam ay may-roong mahigit na 800 milyong mananampalataya.[41]

"Bakit kayo nagtaka?" Tanong ko sa kanila. Isa sa kanila ay nagsabi, at ang mag-asawa ay naghahalinhinan sa pagsagot, "Dahil ang Islam ay relihiyon ng kabangisan at maraming kawalang-katotohanan, at nalampasan na nito ang pagsubok. Kaya nakakapagtaka kung paano ang 800 milyong tao ang nanampalataya sa relihiyon." Sinabi ko, "Ang katangiang ito ay hindi naaangkop sa Islam. Sino ang nagsabi sa iyo na ang Islam ay relihiyong gaya ng

---

[41] Ang bilang na ito ay tumutukoy sa populasyon noong mga 1950. Ang kasalukuyang pagkakasunud-sunod ay malapit ng magdalawang bilyon.

iyong sinabi? Napag-aralan mo ba ang mga aklat ng Islam? O naglalarawan ka lang ng mga pagkiling na pananaw laban sa Islam?" Isa sa kanila ay nagsalita, "Hindi pa namin natalakay ang paksang ito sa mga Muslim. Hindi pa kami nakakadalo ng anumang relihiyosong pagtitipon ng mga Muslim saan man. Ito ay una naming pagbisita sa Iraq at iba pang bansa ng Arabo. Hindi pa rin kami nakapag-aral ng anumang aklat ng Islam. Wala na kaming iba pang kabatiran maliban sa naririnig namin noon sa aming mga nakatatanda o mga ama ng simbahan. Hindi namin inisip na sila ay magsisinungaling, lubos kaming nagtitiwala sa aming mga pari at walang pag-alinlangang iginagalang namin sila at naniniwala anuman ang sasabihin nila."

Nagtanong ako, "Nasabi ba ng inyong Kristiyanong pari kung bakit ang Islam ay relihiyon ng kabangisan? Bakit tumigil ang Islam na maging makatwiran sa panahong ito? At saang bahagi naging katawa-tawa ang Islam?"

Sinabi ng asawang lalaki, "Oo, narinig ko sa kanila. Ang dahilan kung bakit ang Islam ay relihiyon ng kabangisan dahil ito ay nagpapalaganap sa pamamagitan ng pakikipaglaban. Ang pagkamit ng tagumpay nang may dahas ay gawain ng mababangis na hayop at hindi ng tao na siyang dapat magtamo ng tagumpay sa pamamagitan ng makatwiran at mabuting pag-uugali. Ang dahilan kung bakit ang Islam ay hindi nararapat sa panahong ito ay dahil sa banal nitong aklat ang Koran na sumasang-ayon sa kabayo at asno ngunit nagbabawal ng alak at musika. Ang ganitong pahayag ay maaaring tanggapin noon ngunit hindi sa kasalukuyang panahon ng pang-industriya at maka-agham na pag-unlad. Kung gayon, ang relihiyong ito ay walang puwang sa panahong ito.

Ang mga nakakatawang bagay sa Islam ay ang pag-aasawa ng isa o higit pa."

Sinabi ko, "Ito lang ba ang iyong pamumuna sa Islam?" Sinabi niya, "Sa ngayon ito lamang ang masasabi ko. Sinabi ko, "Sasabihin ko sa iyo ang mga bahaging hindi mabuti na mayroon sa Kristiyanismo, ngunit aking hanggahan ang aking sarili upang maalis ang iyong mga alinlangan sa Islam." Sinabi niya, "Sa kabaliktaran, kung mayroong puna sa Kristiyanismo, handa ko itong tanggapin nang may pang-unawa." Mas minabuti kong alisin ang pag-alingan niya sa Islam at nais muna niyang malaman ang sagot sa pamumunang ang Islam ay lumaganap dahil sa pakikipaglaban. Sinabi ko, "Ang relihiyong Islam ay pinalaganap at pinalaki dahil sa maganda nitong pag-uugali at turo sa tuntunin ng moralidad. Sinabi ni Allah sa Banal na Koran ang tungkol sa halimbawang katangian ng Banal na Propeta na si Muhammad (sumakanya nawa ang pagpapala ni Allah at sa kanyang kapamilya), {**Ikaw ay may pinaka-mabuting asal.**}[42] Nang gumamit ang Islam ng espada, ito ay dahil sa pansariling pagtatanggol, hindi upang makakuha ng malawakang pagtanggap. Kung kaya't sinabi ng Banal na Koran, {**Ang sinumang nilupig at pinapayagang lumaban laban sa kanilang mang-aapi sila ay tutulungan ng Makapangyarihang si Allah**}[43] at {**at ang sinumang nanalakay sa iyo, harapin ito ng ganoong dahas rin.**}[44]

Ako ay nagpatuloy sa pagsasalita, "Nang unang ipinakilala ang Islam, maliit na pangkat ng tao ang

---

[42] Ang Banal na Koran, ang Panulat (68):5.

[43] Ang Banal na Koran, ang Paglalakbay ng isang peregrino (22): 39.

[44] Ang Banal na Koran, ang Dumalagang Baka (2): 194.

tumanggap at naniwala rito. Ang mga walang relihiyon ay tumuligsa sa pangkat na iyon, pinapatay ang iilan sa kanila, habang ang iba naman ay sapilitang nagtago sa Abyssinia (Ethiopia). Samantala, habang ang panggigipit ng mga walang relihiyon ay nagpatuloy laban sa mga Muslim, sila ay dumayo mula sa kanilang tirahan (Makka) papuntang Medina. Ang maraming diyus-diyusan din ay nag-utos na magpatibay ng ekonomiyang laban sa mga Muslim. Hinarap naman ng mga Muslim ang kanilang carabang dumaan Medina na mula sa Damascus patungong Makka, bunga ng labanang nangyari, na pinagtatagumpayan ng mga Muslim. Matapos ang labanang iyon ang mga walang relihiyon ay naghanda ng kanilang mga sarili ng sapat na mga sandata upang malupig ang mga Muslim at patayin ang Islam. Ipinagtanggol ng mga Muslim ang kanilang mga sarili hanggang ang Islam ay naging matagumpay at ang mga walang relihiyon ay natalo. Ang katotohanang ito ay nakasulat at pinatotohanan ng aklat ng kasaysayan. Inakala mo ba na ang pagtatanggol sa sarili ay katumbas ng paglaganap ng Islam gamit ang sandata o paghimok sa dulo ng sandata?"

Sinabi niya, "Kung ganoon, binabawi ko ang aking mga sinabi." Para sa kanyang kapakanan pinasangguni siya sa mga aklat na may kaugnayan sa paksang ito sa tulong ng mga tagapagsalin. At saka siya ay nagtanong, "Paano ninyo tinatalakay ang salita ng aming mga ama ng simbahan? Lahat ba sila ay nagsisinungaling?" Sinabi ko, "Nang may buong paggalang sa kanila, ang sinumang nagparatang sa Islam sa paglaganap nito sa pamamagitan ng espada ay maaaring mangmang o matitigas ang ulo; kung hindi, ang kasaysayan ay andiyan (upang salungatin ang kamalian)."

Sinabi niya, "Ano ang masasabi mo sa paggamit ng pagtuturong Islam sa kasalukuyan?" Sinabi ko, "Ito ang itinuturo ng Islam sa atin:

- Na may Panginoon na Makatarungan, Nakakaalam ng Lahat, Makapangyarihan, at May-Kakayahan. Nagpadala Siya ng mga propeta upang gumabay sa sangkatauhan. Ang mga propeta ay may itinakdang mga kahalili (upang panatilihin ang paggabay). Ang lahat ng tao ay babalik kay Allah upang makuha ang kanilang gantimpala (sa mundong ito). Ang mga gumagawa ng mabuti ay makakapasok sa Paraiso at ang masasama ay sa impiyerno.

- Ginawang sapilitang gawain ng Islam ang pagsamba kay Allah, at makitungo nang walang kinikilingan at maging mabuti sa tao. Nag-atas din si Allah sa atin ng alituntunin sa pagpapakasal, paghihiwalay, pagmamana at lahat ng pangangailangan ng sangkatauhan mula sa pagsilang at pagkamatay.

- Panatilihin ang obligasyon ng pagiging makatotohanan at tapat, mapagkakatiwalaan, katapatan at kababaang-loob, At iwasang magsinungaling, pagsasabi ng kasinungalingan, krimen at kalupitan."

Saka ako ay nagtanong, "Ipinapalagay mo ba na ang kagandahang-asal sa kasalukuyan ay nawala na?" Hindi siya sumang-ayon. Sinabi ko, "Ngunit sa kabayo at asno na binanggit mo, sa palagay mo ba ang mga ito ay masa-samang bagay? Kung ang Islam ay humahanga sa mga

mahahalagang bagay, iyon ba ay kasalanan? Siya ay hindi sumang-ayon. Hindi mo ba alam na sa panahon ngayon, ikinararangal ng mundo ang ipagtanggol ang kabayo at ang iba pang hayop? Hindi ba't maraming pangangailangan ang tao na natugunan ng kabayo? Kahit na ngayon sa makabagong panahon, marami pa rin ang gumagamit ng asno sa pagpasan ng mga kagamitang pambahay at iba pang karga." Nang mapagtibay niya ang aking sagot, idinagdag ko, "Sa ganoon ring batayan, kung ang kabayo at ang asno ay hinahangaan sa Islam, ito ay hindi patunay na ang Islam ay nalalaos na."

Ang taong Kristiyano ay nagtanong ng aking palagay tungkol sa pagbabawal ng alak at musika sa Islam. Sinabi ko, "Ito ay napatunayan ng medisina at sikolohikal na parehong ang alak at musika ay nakakasira sa tao at sanhi ng sikolohikal at pisikal na mga sakit. Bilang paraan ng pag-iingat laban sa mga ganoong sakit, pareho itong ipinagbabawal ng Islam. Alam mo ba na mas mabuti ang pag-iingat kaysa paggamot?" Siya ay sumang-ayon at dagdag pa nito, "Napag-aralan ko na ang mga ito ayon sa ilang mga pahayagan."

"Ngayon ipaalam mo sa akin kung bakit ang pag-aasawa ng marami sa Islam ay pinahihintulutan."

Tinanong ko sila "Sa iyong mga kamag-anak, ilang mga babae ang alam mong hindi pa ikinasal?" Sila ay tumawa at sinabi, "Bakit nais mo ba silang pakasalan?" Ako ay magalang na sumagot, "Hindi, ngunit may nais akong ipaliwanag na dahilan." Sinabi nila, "labimpito." Sinabi ko, "Bakit ang mga mahihinang babaeng iyan ay wala pa ring asawa?" At dagdag ko pa, "Ito ay tamang paraan sa bahagi ng Islam at ito ay para sa kabutihan ng lalaki at

babae, kaya pinahintulutan ang pag-aasawa ng marami (ang lalaki ay maaaring mag-asawa ng apat na babae). Ito ay upang mapangalagaan ang karapatan ng kababaihan na mag-asawa upang hindi sila manatiling walang asawa hanggang tumanda.[45] Isinaalang-alang rin ang mga lalaki ng may-kakayahang magkaroon ng higit sa isang pamilya. Kung ang lalaki ay may-kakayahang magkaroon ng apat na pamilya at may apat na babaeng handang magpakasal sa kanya, bakit siya pipigilin dito? Kung ayon sa batas na isa lang sa kanila ang pakakasalan, hindi lamang kakayahan at kagalingan ang napigil, ngunit napagkaitan din ang ibang babae ng pagkakataon na pakasalan at magtatag ng kanilang pamilya. Sa tingin mo ba hindi isinaalang-alang ng Islam ang kakayahan ng mga kalalakihan at ang mga pangangailangan ng mga kababaihan, at tinitiyak na hindi sila pinipigil o pinagkaitan ng karapatan? Dagdag pa dito ipinahayag ng Islam na ang pag-aasawa ng marami ay pinahihitulutan at hindi ito pinakahulugan na sapilitan. Mapupuna mo rin na karamihan sa mga Muslim ay nasisiyahan na sa iisang asawa."

Sinabi nilang dalawa na hindi pa nila narinig ang ganoong malinaw at mahusay na pagpapaliwanag. Sinabi ko, "Ang dahilan lamang ay hindi mo pa nakikita ang mga pantas ng Islam bago tinalakay ang suliraning ito, sana halos lahat sa kanila ay handang linawin ang mga kalabuan at paglutas ng mga suliraning panrelihiyon." At

[45] Ang pangangailangan ng pagkakaroon ng higit sa isang asawa ay naging matindi lalo na sa panahon ng digmaan nang halos karamihan sa kalalakihan ang namamatay kaysa kababaihan at sa lipunan kung saan mas marami ang bilang ng kababaihan kaysa kalalakihan. Bunga ng digmaan at ganitong mga pangyayari, mga nabalo sanhi ng digmaan, kapag ninanais nila ay maaaring magpakasal sa may-asawang lalaki. Sa paraang ito, hindi na magkakaroon ang lipunan ng labis na bilang ng babaeng hindi nakapag-asawa ng walang asawang lalaki dahil sa kakapusan.

sila ay nagtanong, "Anong pakinabang ang makukuha namin kapag kami ay yumakap sa Islam?" Sinabi ko, "Kapag ang isang tao ay yumakap sa Islam, siya ay pagkakalooban ng kabutihan ng mundo sapagkat itinataguyod ng mga taga-plano ng Islam_ang tagumpay ng sangkatauhan. Kung ang saligan ng Islam ay sinunod, makakamit ng tao ang kaluguran ni Allah at makakapasok sa Paraiso sa susunod na mundo."

Ang aming pagtatalakalayan ay nagtagal pa nang kaunti. At sa huli, ang Kristiyanong babae ay yumakap sa Islam ngunit ang Kristiyanong lalaki ay nag-aalinlangan na yumakap sa Islam. Saka sinabi ko sa kanya, " Ngayong ang iyong asawa ay yumakap na sa Islam, bakit ka pa nag-aalinlangan?" Siya ay nananatiling tahimik. Ipinaliwanag ko pa sa kanya ang Islam. Sa huli sinabi niya, "Pag-iisipan ko muna ang iyon." Ngunit ipinaliwanag ko sa kanya na kapag ang katotohanan ay nagiging malinaw sa tao, walang pagbibigay katwiran na pag-iisipan pa. "Sinabi niya, "Sa pag-amin sa iyong nakahihikayat na pangangatwiran, dapat ko bang talikuran ang aking relihiyon?" Sinabi ko, "Hindi, hindi ganito ang kaparaanan. Dapat mong itaguyod ang pananampalataya kay Propetang Hesu Kristo (sumakanya nawa ang kapayapaan) na dinagdagan ng iyong pananampalatayang Islam sapagkat naging malinaw sa'yo ang katotohanan ng Islam." Hinikayat rin siya ng kanyang asawang babae na yumakap na sa Islam. Sa pagpapala ng Makapangyarihang si Allah, siya rin ay yumakap sa Islam. Pagkatapos noon, pinayuhan ko sila na sa pagbalik nila sa London makipag-ugnayan sila sa mga pantas ng Islam upang makakuha pa ng dagdag na kabatiran tungkol sa Islam.

## Trinidad

Isang araw, ang turistang Italyanong Kristiyano ay lumapit sa akin, ngunit siya ay waring nababagabag at kakikitaan ng pagkagalit. Tinanong niya ang isa sa mga tagapaglingkod ng banal na templo ni Imam Husayn (sumakanya nawa ang kapayapaan) na dalhin siya sa pantas ng Islam dahil siya ay magtatanong tungkol sa ilang isyu. Dinala siya ng tagapaglingkod sa aking pamamahay tatlong oras bago magdapit-hapon. Ang turista ay nagsasalita rin ng Ingles, at hiniling ko ang isa sa aking mga kasamahan na maging tagapagsalin.

Sinabi ng turista, "Naririnig ko na ang mga Muslim ay mababangis ngunit hindi ko naisip na sila ay ganito kalawak." Sinabi ko, "Nakita mo na ba ang lahat ng Muslim?" Siya ay hindi sumang-ayon. Sinabi ko, "Kung kaya, huwag mong sasabihin na lahat ng Muslim ay mababangis. Maaaring iilan sa kanila." Siya ay tumango, at hiniling ko siya na payagan akong magtanong ng ilang mga tanong bago niya ako tanungin. At tinanong ko siya kung saan siya galing, ano ang kanyang relihiyong sinusunod at ano ang antas ng kanyang edukasyon. Sinabi niyang siya ay galing ng Italya, siya ay isang Kristiyano at nagtapos siya sa pamantasan.

Nang hiniling ko siyang itanong ang kanyang mga tanong, sinabi niya, "Maraming mga Muslim sa lungsod na ito ang malulupit." Sinabi ko, "Ano ang nangyari?" Sabi niya, "Gusto kong pumasok sa templo ni Husayn, ngunit pinigilan nila ako. Nang magtanong ako ng dahilan, sinabi nilang ako raw ay marumi. Ito ba ay makatwiran? Maaari ba iyon sa taong kasinggulang ko na maging marumi?" Sinabi ko, "Huwag kang mabagabag.

Sino ba ang nagsabi sayo? Ang tao bang iyon ay pantas o isang walang pinag-aralan?" Sinabi niya, "Tiyak walang nalalaman ang taong iyon." Sabi ko, "Kayo bang mga Kristiyano ay walang taong walang-kabatiran sa Italya?" Sinabi niya, "Oo." Sinabi ko, "Kaya iyan ay nananatiling walang katwiran na mabagabag."

Sinabi niya, "Tama, kaya pakiusap hilingin mo sa kanila na papasukin ako sa templo ni Husayn." Sinabi ko "Hindi ko magagawa iyan dahil si Imam Husayn, ang may-ari ng templo na nakalibing doon ay hindi pumapayag na pumasok ka sa lugar niya." Siya ay nagtaka at nagtanong ng dahilan. Sinabi ko, "Nabibilang ka sa relihiyong ang mga sumusunod ay naging mapanakit sa kanya, sa kanyang lolo at mga kasamahan."Sinabi niya, "Sinaktan ba sila ng mga Kristiyano?" Sinabi ko, "Oo, sapagkat itinuring ng mga Kristiyano si Propetang Muhammad– ang lolo ni Imam Husayn – na isang sinungaling, at hindi sila naniwala sa kanya na isang propeta pagkatapos ni Hesu Kristo. Kapag pinigil mo ang taong nanakit sayo na pumasok sa pamamahay mo, may karapatan ka bang gawin iyon o hindi?"

Yumuko ang Kristiyanong turista at nag-isip nang bahagya. Saka siya ay bumuntong-hininga at sinabi, "Gayundin ang ginawa mo sa akin nang tawagin ako ng taong iyon na marumi. Gayunpaman, paano ako makakapasok sa templo?" Sinabi ko, " Ang paraan lamang ay ang tanggapin na si Muhammad ay tunay na propeta?" Sinabi niya, "Tama ang sinabi mo ngunit kung walang katibayan ng kanyang pagka-propeta, paano ako maniniwala na si Muhammad ay isang propeta?" Sinabi ko, "Dumating tayo sa dakong kailangang magkasundo nang may katwiran at katibayan. Tama ka. Nais mong

patunayan ko ang pagkapropeta ni Muhammad." Saka sinabi ko, "Si Muhammad (sumakanya nawa ang pagpapala at sa kanyang kapamilya) ay isang propeta katulad ng batayan nang si Hesu Kristo (sumakanya nawa ang kapayapaan) ay propeta."

Sinabi ng Kristiyanong turista, "Ang katibayan ng pagkapropeta ni Hesus ay ang pagiging anak ng Diyos." Sinabi ko, "Ikaw ba ay tiyak at totoong naniniwala na si Hesus ay anak ng Panginoon? Sa katunayan ang dahilan ng pagkabuhay ni Hesus ay nangangahulugan ng talagang pagsilang? Ikaw ay taong may pinag-aralan, paano mo nasasabi ito?" Sinabi niya, " Hindi ko sinasabing si Hesus ay anak ng Panginoon dahil sa kanyang pagkapanganak ngunit siya ay anak ng Panginoon sa pamamagitan ng pagpapakumbaba at kadakilaan. Sa ibang salita, siya ay may katangian ng Panginoon." Sinabi ko, "Mabuti, ipaliwanag mo ngayon kung paano nagkamit ng kadakilaan at katangian?" Sinabi niya, "Sa kadahilanang si Hesus ay ipinanganak na walang ama." Sinabi ko, "Sa ganitong pangyayari, bakit hindi mo ituring si Adan na anak ng Panginoon kahit wala siyang ama at ina."

Nag-isip nang bahagya sa paksa ang Kristiyano, saka niya ibinigay ang katibayan na magpapatunay ng pagkapropeta ni Hesus, sa pagsabing, "Ang ibig kong sabihin ay si Hesus ay isang propeta sa batayang pinagkalooban siya ng mga himala." Sinabi ko, "Si Muhammad ay pinagkalooban rin ng himala," Sinabi niya, "Ano ang mga himala ni Muhammad." Sinabi ko, "Hinati ni Allah ang buwan." Sinabi niya, "Oh, iyan ay nakakatawang kuwento na isinalaysay sa akin ng aming mga pari na ang mga sumusunod kay Muhammad

naniwala na biniyak ang buwan sa dalawa, bumaba at pumasok ito sa manggas ni Muhammad. Makatwiran ba na ang buwan na may ganoong laki ay makakapasok sa manggas ng isang tao?"

Sinabi ko, "Unang-una, hindi ko sinabi na ang buwan ay pumasok sa manggas ni Muhammad. Dinagdagan mo ang bahaging ito. Pangalawa, ano ang makakapigil kay Allah na hatiin ang buwan sa dalawang bahagi? At kahit na ipagpalagay natin na pumasok nga ang buwan sa manggas, maaari itong mangyari ayon sa kagustuhan ng Panginoon na ang maliit na bahagi ng buwan ay pumasok sa kanyang manggas at sa kagustuhan ng Panginoon ang buwan ay bumalik sa dati niyang anyo. Sinabi niya, "Ito ay malabong paliwanag. Hayaan na natin ito. Ang makatwirang pag-iisip ay hindi tumatanggap ng ganito."

Upang maipakita sa kanya ang hindi makatwirang paniniwala na mayroon sila, tinanong ko siya, " Paano nangyari na ikaw ay naniniwala sa hindi makatwirang pagpapatunay ngunit hindi tinatanggap ang makatwiran?" Sinabi niya, "Paano tayo makakatanggap nang hindi makatwirang salita?" Sinabi ko, "Ang paghati sa buwan ay totoo, ngunit ang pahayag ninyong nga Kristiyano tungkol sa paniniwala ng pagkaiisa ng tatlong tao, at gayundin, hindi sila iba't ibang tao bagkus ay iisa. Ito ba ay hindi-makatwirang pagtanggap? Maaari bang ang tatlong daliri, "at itinuturo ang aking tatlong daliri "na tatlo at maaaring iisa rin.?" Sinabi niya, "Ang palagay na ito ay kagaya ng tatsulok na may tatlong sulok ngunit isang tatsulok lang." Sinabi ko "Ang ibig mo bang sabihin na ang Panginoon ay isa lamang ngunit may tatlong bahagi?" Sinabi niya, "Hindi." Sinabi ko, " Kung

ganoon ano pala ang ibig sabihin ng halimbawang tatsulok?"

Nang makapag-isip ng bahagya, hindi siya mapakapag-bigay ng makatwirang sagot sa halip nagbigay ng karaniwang sagot na binibigay ng mga Trinitariyan kapag sila ay nabigo, "Ang pari at ang Kristiyanong pantas ay nagsabi na ang tatlong persona sa iisang Panginoon ay higit pa sa katwiran," Sinabi ko, "Malinaw sa ating dalawa na ang dahilan (sa paksang tatlong persona ng iisang Panginoon) ay hindi makatwiran." Dito siya ay naging tahimik. Saka dagdag ko pa, "Sa ganoon ring batayan, nagpakita ng himala si Muhammad nang hinati ang buwan katulad kay Hesus na nagpakita ng mga himala." Sinabi niya, "Paano mo mapapatunayan ang himala ng iyong propeta?" Sinabi ko, ang aming Banal na Koran, ang Koran ay nagsasabing, { **Ang oras ay malapit na at ang buwan ay napaghiwalay**}[46] Kung ang pangyayaring ito ay ginaya lamang, ang mga napapanahong may kapangyarihan noong panahon ng mga Propeta ay tiyak na magpapatunay na ito ay mali. Katunayan ang pangyayaring ito (ang paghahati ng buwan) ay hindi pinasinungalingan ng mga nagmamalasakit na totoong nangyari ito."

Sinabi rin niyang hindi siya naniniwala sa Banal na Koran. Nang tanungin ko siya ng dahilan, sinabi niya, "Sapagkat hinamak ng Koran ang mga Kristiyano." Sabi ko, "Aling bersikulo ng Koran ang nanglait sa mga Kristiyano?" Sinabi niya, "Tinawag kami ng Koran na mga Kaafir, i.e. hindi naniniwala." Sinabi ko, "Alam mo ba ang kahulugan ng Kaafir?" Sabi niya, "Ang salitang

---

[46] Ang Banal na Koran, ang Buwan (54): 1.

Kaafir ay panghahamak." Sabi ko, "Hindi. Ang sinumang hindi naniniwala sa Panginoon o sa mga Propeta ng Panginoon, o sa Araw ng Paghuhukom, ay tinatawag na hindi nananampalataya, i.e. Kaafir. Gaya ng mga Kristiyanong hindi naniniwala kay Muhammad, sila ay tinatawag na walang pananampalataya at ito ay hindi panlalait na salita bagkus pagpapahayag ng katibayan." At dagdag ko pa, "Samakatuwid, kung ang dahilan ng hindi pananampalataya ng mga Kristiyano sa Koran dahil sa paggamit ng masakit ng salita laban sa kanila, bakit naniniwala ka rin sa Bibliya kahit sa katotohanang gumagamit ito ng mapanghamak na salita kay Hesus Kristo (sumakanya nawa ang kapayapaan)?"

Napamangha niyang sinabi, "Gumamit ba ang Bibiliya ng mapanlait na salita kay Hesus?" Ako ay sumang-ayon; at nang tinanong niya ako na ipakita sa kanya ang bahaging iyon, binanggit ko ang sulat ni Paul sa mga Galatian 3:13 na nagsasabing si Hesus ay " ginawang sumpa para sa atin," sinabi niya, "Iyan ay lubos na mali. Walang ganyang bersikulo sa Bibliya!" Sinabi ko, "Oo, talagang iyan ay andoon." Pagkatapos binuksan ko ang Bibliya at ipinakita sa kanya ang bersikulong may-kinalaman. Isinalin ito ng tumpak ng tagapagsalin ng salita sa kanya. Nagtaka sa bersikulong ito at sinabi niya, "Hindi pa ako nakarinig ng ganito mula noon."

Saka sinabi ko sa kanya, "Nais mo bang maniwala ang mga Hudyo sa Bagong Tipan?" Sinabi niya, "Oo." Sabi ko, "Ngunit may karapatan din ang mga Hudyo na sabihing, 'Hindi kami naniniwala sa aklat na gumagamit ng mapanlait na salita laban sa atin', sapagkat ayon sa Ebanghelyo ni Mateo, kapitulo 3, bersikulo 7, tinatawag ang mga Hudyo na anak ng ahas. Ano ang iyong isasagot

doon? Ngayon ipagpalagay natin na ang Banal na Koran ay gumamit ng mapalait na salita laban sa mga Kristiyano, ngunit dapat rin nating isipin na kapag nabatid natin na ang Koran ay makatwiran at tama, ayusin natin ang ating pamamaraan, huwag mag-aklas laban dito at umiwas sa paniniwala nito. Sapagkat si Propeta Muhammad ay katulad ni Propeta Hesus; kagaya mo na naniniwala kay Hesus, maniwala ka rin kay Muhammad."

Pagkatapos, ipinaliwanag ko nang malinaw ang kahusayan ng katangian ni Propeta Muhammad, ang kanyang kahanga-hangang kabutihang-asal, at malalim at malawak na kaalaman, gayundin ang kanyang mga labanan, alang-alang kay Allah at para sa kabutihan ng sangkatauhan. Sa pagpapatuloy siya ay naantig sa dakilang katangian ni Propeta Muhammad ganoon din ng kanyang mga salita at mga turo na nagpatulo ng luha sa kanyang pisngi. At saka niya sinabi, "Kapag niyakap ko ang Islam at tinanong ako ng mga tao kung bakit ko ginawa, ano ang sasabihin ko?"

Sinabi ko, "Sabihin mo, nakita mo na si Muhammad na iyong propeta gayundin nang mahanap mo si Hesus, Moses, at iba pang tunay na mga propeta ng Panginoon, at kaya ako ay yumakap sa Islam." Sinabi niya, "Ang ganyang katwiran ay hindi makakahimok sa mga tao," Sinabi ko, "Nararapat sa isang tao na himukin ang kanyang konsensiya ngunit hindi ang kanyang mga tauhan. Ikaw ba ngayon ay nahihikayat o hindi pa na si Muhammad ay isang propeta?" Sinabi niya,"Oo" Sinabi ko, "Kaya ikaw ay yumakap sa Islam at walang pakialam tungkol sa sasabihin ng mga tao." Siya ay tumahimik.

Upang mabigyan siya ng halimbawa mula sa kanyang bansa, tinanong ko siya, "Alam mo na may Partidong Komunista sa Italya?" Sinabi niya, "Oo, mayroon" Sinabi ko, "Ang mga Komunista ba ay naniniwala kay Hesus?" Sinabi niya, "Hindi." Sabi ko, "Kapag naniwala ka kay Hesus, ano ang sinasabi mo sa mga Komunista? Ang mga sagot mo ba ay kapani-paniwala sa kanila?" Sinabi niya, "Hindi." Sinabi ko , "Kung kaya, wala kang pakialam sa mga tao (tungkol sa relihiyon). Huwag kang matakot sa mga tao. Iyong pagsikapan ang mapasaya muna si Allah, at pangalawa, mabigyang-kasiyahan ang iyong budhi."

Pagkatapos, hinimok ko siyang yumakap sa Islam. Sa dakong huli, sa pagpapala ng Makapangyarihang si Allah, siya ay yumakap sa Islam, at binanggit ang tatlong pagpapahayag ng pananampalataya. Saka binigyan ko siya ng kopya ng Banal na Koran na may salin sa Ingles at iba pang kopya ng pahayagang "*Saligan ng Islam*", na inilathala sa Ingles sa Karbala. At pinasamahan ko siya sa katulong na ihatid siya sa silid-paliguan (na ayon sa huresprudensiyang Islam – na *Faqih* – na ipagpalagay na mahalaga) upang gawin ang ritwal na *Ghusl* na pagligo bago pumasok sa templo ni Imam Husayn.

o- O - o

**At kapighatian para sa mga sumulat ng aklat sa pamamagitan ng sarili nilang mga kamay at sinabing, "Ito ay mula sa diyos." Sapagkat maaari nila itong ibenta sa mababang halaga! Kaya kapighatian sa kanila kung ano ang sinulat ng kanilang mga kamay at kapighatian kung ano ang kinita dito!**

Ang Banal na Koran, Ang Dumalagang Baka (2):79

## Pambungad na Salita

Ang nag-iisang Lumikha ng buhay ay nagpadala ng mga propeta at mga sugo sa sangkatauhan nang may tungkulin na paalalahanan ang mga tao ng mabubuting asal, at gabayan sila sa tamang daan. Pinili ng Panginoon ang mga sugo dahil sa pagkakaroon nila ng natatanging pansariling katangian. Ang mga kinatawan na ito ay kailangan nilang isabuhay ang kanilang mga pangaral at maging halimbawa sa mga taong kanilang gagabayan. Kapag hindi nila nagampanan ito, mawawala kaagad ang mga naniniwala na kanilang gagabayan, kaya kailangang ang pagpili ay may mga katangi-tanging katangian na maghahanda sa kanila para sa darating na mga mahihirap na gawain. Dagdag pa dito ang pagtataglay ng ganoong katangian ay hinahangaan ng mga tao na hihimok sa mga karaniwang tao upang lumapit sa sugo ng Panginoon. Ang kawalan ng mga katangiang ito ay mahirap para sa sugo ng Panginoon na mamuno sa mga tao, at kapag sila ay gumawa ng mahalay at masamang kilos, ano ang magiging pag-asa ng iba?

Sa pamamagitan ng pagsasanay ng kanilang mga itinuturo, nilalayon ng mga propeta na maipakita sa iba na sila ay mga patunay ng kanilang itinuturo at maipakita sa mga tao ang katotohanan ng kanilang pahatid at humihikayat sa kanilang makibuklod sa turo ng mga propeta. Kahit na pinili sila mula sa sangkatauhan, napanatili ng mga propeta ang magkamal ng antas ng dakilang katangian na kinakailangan sa ganoong tungkulin. Sila ay may namumukod na katangian at antas ng kabatiran na talagang makakapagpigil sa anumang kamalian o masamang kilos.

Sa mga gawaing ipinakita ng bahaging ito, gumawa ang may-akda ng maikling pagsisiyasat sa Bibliya at ipinakita ang kanyang mga natuklasan. Ipinakita nila na karamihan sa mga dakilang taong tulad halimbawa ng mga Propeta na pinili ng Poong Makapangyarihan na Kanyang mga sugo sa sangkatauhan ay ipinapalagay na nakagawa ng nakakaririmarim at malalaswang kilos sa tao. Mga pag-uugaling ikahihiya at mauusig sa kasalakuyan ay itinatangi sa mga Propeta sa Bibliya. Pinaratangan ang mga Propeta sa Bibliya na gumawa ng hindi kapani-paniwalang kilos ng panlilinlang, pagsisinungaling, pakikipagtalik ng hindi pa ikinasal, panghahalay, pakikitalik sa kamag-anak, malulupit at pasadyang pagpatay, at iba pang naisulat.

Marami pa sa mga propeta at mga sugo ng Panginoon sa sangkatauhan ay inilarawan ng Bibliya na isa sa napakahamak at napakasamang tao sa buong lipi. Sila ay inilarawang gumawa ng nakakaririmarin na mga krimen kagaya ng pandaraya at pagpatay.

Kahit ang Panginoon ay hindi nakawala sa Bibliya... maling pagtatangi ang ipinapalagay sa Kanya, o Siya ay inakusahan na hinayaan Niyang gumawa ang mga sugo ng nakapandidiri at masasamang kilos.

Habang ang ibang paninirang-puri at maling palagay laban sa Panginoon at Kanyang mga sugo ay ipinakita sa sa maikling gawaing ito, kaagad namang tinututulan ng may-akda ang mga maling pagpapalagay at paninirang-puri na iniukol sa Panginoon at sa Kanyang mga sugo.

Ang mga palagay na ito ay nagturo lamang ng pagkasira at kabulukan sa Bibliya na ibinabatay sa mga taong

walang prinsipyo sa kasaysayan. Ang mga ito ay naglalarawan na ang Bibliya ay hindi mapaniniwalaang paghalawan ng mga tao tungkol sa kanilang pangrelihiyon at espirituwal na pangangailangan sapagkat ito ay malayo sa katotohanan.

Sa pagpapahayag na ang Bibliya ay ang katotohanan at salita ng Panginoon ay nagkaroon ng lubos na kasawian, iilan na rito ay ang ilang siglong hindi nakasisiya sapagkat nabatid nila na ang Bibliya ay hindi makatwiran at ang mga pag-uugaling kabastusan ng mga propeta. Bunga nito, marami ang umalis o tumalikod sa Kristiyanismo at sumama sa ibang pananampalataya o relihiyon, sa kabila ng napakalaking pagsisikap na nagawa na sa mga proyekto ukol sa misyon. Sa ibang dako, karamihan ay nangilabot sa mga nakita sa Bibliya at sa mga turo ng Kristiyano kaya humantong sila na pawang ipagkaila ang ideya nag-iisang Lumikha at ang paglitaw ng Panginoon; ang tunay na isyu na ang orihinal at walang sirang Bibliya ay ipinahayag.

Ang tunay na itinuturo ng Bibliya ay lalo pang pinarupok nang sumunod ang mga tao sa kilos ng mga Propeta ng Panginoon ayon sa inilalarawan ng Bibliya, sa paggawa ng masasamang kilos sa pagdadahilang ang mga Propeta ng Panginoon ay gumagawa rin ng ganoon. Sa kanilang pagsisikap na mapagtibay ang ganoong pag-uugali na maling ipinapalagay sa ilang pinakadakilang tao sa lahat, sila ay nagpatuloy sa pagpapahayag na ang mga kilos na iyon ng mga sugo ng Panginoon ay naglalarawan ng katunayan sa bawat araw, at ang mga propeta ay katulad ng tao na mahilig at madaling maapektuhan at mahina sa mga tukso, makasarili at sakim, at katunayang tayo rin ay maaaring gumawa ng

ganoong kilos. O hindi kaya kapag iyon ay ating nagawa hindi tayo masisisi sapagkat tayo ay tao lamang at kahit na mga propeta ay nalugmok din sa ganoon, na parang ang tao ay naririto lamang upang pamunuan ng iba't ibang impluwensiya ng tukso at kasakiman at wala siyang sariling paninindigan.

Isa ito sa mga bunga ng pagtanggi sa pagkilala na ang Bibliya ay may tunay na kabulukan at paninira. Sa halip na tanggapin na ang Bibliya sa kasalukuyan ay ang sirang salin na ipinadala ni Hesus at Moses (sumakanila nawa ang kapayapaan), ang mga masisigasig ay nagnanais igiit na ang Bibliya ay salita ng Panginoon kaya nararapat na ito ay panindigan.

Ang pag-aaral sa Bago at Lumang Tipan ay maikli lamang kung ihahambing ito sa napakaraming nakakapagtakang salungat na mga bagay sa Bibliya. Sinabi ng may-akda na sa pagkakaroon ng ibang responsibilidad at talaarawan, hindi siya nabigyan ng sapat na panahon upang makasulat nang higit pa rito, kahit na ang aklat sa paksang iyon na may maraming kopya, kakaunti pa rin ito. Ang layunin ng gawaing ito ay hindi upang maliitin ang Bibliya, sa sukdulang ang Bibliyag mayroon tayo ngayon ay naiba tunay na bilin ni Hesus (sumakanya nawa ang kapayapaan), na tinitiyak na ang kanyang kahalili- ang Banal na Koran, ang huling pahayag sa sangkatauhan ng parehong Panginoon na nagpahayag ng Bibliya- ay pawalang-halaga ng mga tao.

Sa maikling gawaing ito, ipinakikita ng may-akda na magkaroon ng 'mabilisang puna' sa mga paksang isinaalang-alang sa paraan ng pagtatanong at pagsagot, at sa maiikling sagot na binibigay niya, ipinapalagay na ang

mambabasa ay makatwirang tao na naniniwala na hindi magpapadala ang Panginoon ng tao bilang Kanyang mga sugo na sa pamamagitan ng kanilang kilos ay magiging masamang halimbawa sa iba.

Ang gawain sa bahaging ito ay hindi naglalayon na tiyakang tukuyin ang mga Kristiyano, ngunit iyong mga Muslim na nakapag-aral din sa kanluran o tinutukoy ng programa ng mga misyonaryong Kristiyano at kanilang pananampalataya. Naglalayon itong ipakita ang pinakamahalagang bahagi ng mga kabulukan na mayroon sa Bibliya nang mahigit dalawang milenyong nakalipas. Ang mga Muslim ay naniniwala na ang mga sugo ng Panginoon ay hindi makakagawa ng napakasamang kilos tulad ng inilarawan sa kasalukuyang Bibliya ng mga Kristiyano. Kung binalak ng may-akda na sumulat ng detalyadong aklat upang ipakita sa mga Kristiyano ang kawalang-bisa ng kanilang saligan ng pananampalataya sa kasalukuyan, ang mga kasalungat sa pananampalatayang itinuro ni Hesus, *sumakanya nawa ang kapayapaan*, ang aklat ay maaaring may ibang hugis at laki.

{Ang Sugo ay naniniwala kung ano ang ipinahayag sa kanya ng Panginoon, bilang mga taong nananampalataya. Bawat isa (sa kanila) ay naniniwala kay Allah, sa Kanyang mga Anghel, Kanyang mga Aklat, at Kanyang mga Sugo. (Sabi nila) "Wala kaming pagtatangi sa pagitan ng sinuman sa Kanyang mga Sugo." "At sinabi nila: "Narinig namin, at aming susundin, (naghahanap kami) ng Kanyang pagpapatawad, aming Panginoon, at sa Iyo ang hangganan ng mga paglalakbay"}[47]

---

[47] Ang Banal na Koran: Ang Dumalagang Baka (2): 285.

Ang mga bersikulong binanggit dito ay mula sa pahintulot ng *King James Version*; at lahat na binigyang pahalaga doon *(na naka-italiko)* ay nakasalalay sa tagapagsalin.

## Ang Panginoon ayon sa Bibliya

Anong uri ng Panginoon ang Panginoong nasa Bibliya? Ginawa ang Panginoong may katawan at buhok, at naninirahan sa isang lugar, na ang lahat na hindi angkop na mga katangian. Siya ay ginawa upang manlinlang ng tao, at magwasak sa Kanyang pangako. Sa ganyang katangian at sistema ng pag-uugali (na mali) na itinatangi sa May-likha ng tao, magiging ano naman kaya ang itsura tao? Tingnan natin ang ilan sa mga bersikulo sa Bibliya sa ganitong bagay, bago tayo magpatuloy sa bahagi na nagpapakilala ng mga sugo ng Panginoon sa tao.

**T:** Ang Panginoon ba ay may hugis tao?

**S:** Wala, talagang wala! Ang tanong ay hindi naaangkop sa Panginoon.

Ngunit ayon sa Bibliya sa Aklat ng Henesis, kapitulo isa, bersikulo dalawampu't anim at dalawampu't pito (1:26, 27), sinasabing:

> "At sinabi ng Panginoon, gumawa tayo ng tao *ayon sa ating anyo*, nang may pagkakahawig sa atin ... *Kaya ginawa ng Panginoon ang tao ayon sa kanyang anyo*, nilikha ang tao ayon sa anyo ng Panginoon: ang lalaki at babae ay Kanyang nilikha."

**T:** Ang Panginoon ba ay may buhok at nagsusuot ng damit?

**S:** Hindi, tiyak na hindi! Inuulit ko ito ay hindi

naaangkop sa Panginoon. Ang paniniwalang ito ay batay at bunga ng impluwensiya ng pagsamba ng diyus-diyusan at mga relihiyong sumasamba ng anito.

Ngunit sinasabi sa Daniel 7: 9

> "Habang ako'y nakatingin may naglagay ng trono, at [ang Panginoon] ay naupo sa mga ito ang siyang nabubuhay magpakailanman, *na ang suot* ay simputi ng niyebe, at *ang buhok sa kanyang ulo* ay katulad ng tunay na balahibo ng tupa..."

**T:** Naglalakad ba ang Panginoon?

**S:** Hindi, tiyak na hindi!

Ngunit sinasabi sa Henesis 3: 8:

> "At narinig nila ang boses ng *Panginoon na naglalakad sa hardin* sa kalamigan ng araw: at si Adan at ang kanyang asawa ay nagtago sa harapan ng Panginoon sa mga puno ng hardin."

**T:** Bumaba ba ang Panginoon mula sa alapaap at dumaan sa tao?

**S:** Hindi, tiyak na hindi!

Ngunit sinasabi sa Exodus 34: 5, 6

> "*At ang Panginoon ay bumaba mula sa alapaap*, at nakatayo sa akin doon, at ipinahayag ang pangalan ng Panginoon...*at ang Panginoon ay dumaan sa kanyang harapan . . .*"

**T:** Namimili ba ang Panginoon ng tirahan?

**S:** Hindi, tiyak na hindi!

Ngunit sinasabi sa Salmo 132: 13

> "Sapagkat pinili ng *Panginoon ang Zion*; ninanais niya ito *na kanyang tirahan*."

**T:** Wala bang kabatiran ang Panginoon dahil hindi Niya alam ang mga pamamahay ng mananampalataya maliban sa palatandaang bahid ng dugo sa mga bahay nito?

**S:** Hindi, tiyak na hindi!

Ngunit ayon sa Exodus 12: 12, 13:

> "Sapagkat dadaan Ako ngayong gabi sa lupa ng Ehipto, upang patayin ang mga pinakamatanda sa lupain ng Ehipto; tao man o hayop, at ang lahat ng laban sa diyos ng Ehipto ay aking huhusgahan: ako ang Panginoon. *At ang dugo ay mapapasaiyo tanda kung saan kang bahay naroon*: *at kapag makita ko ang dugo*, ako ay dadaan sa iyo, at ang salot ay hindi darating upang sumira sayo, nang pinuksa ko ang lupain ng Ehipto."

**T:** Sumisira ba ang Panginoon sa Kanyang mga pangako?

**S:** Hindi, talagang hindi! Nakakahiya ang sumira ng mga pangako.

Ngunit sinasabi sa 1 Samuel 2: 30, 31

> "Kaya ang Panginoon ng Israel ay nagsabi, sinasabi kong totoo na ang iyong tahanan, *at ang tahanan ng iyong ama ay nararapat na sumunod sa akin magpakailanman, ngunit sinabi ngayon ng Panginoon, huwag itong lumayo sa akin.* Masdan ang araw ay darating na aking puputulin ang iyong mga bisig, at ang haligi ng bahay ng iyong ama nang wala ng matandang tao sa iyong pamamahay."

Pinuri ang Panginoon mula sa maling paratang na ito. Halimbawa, sinasabing ang Panginoon ay nangako kay Eli na ang kanyang pagkapari ay habambuhay at sa kanyang mga lipi, ngunit hindi Niya tinupad ang pangakong ito.

Gayundin sa ganoong aklat sa 1 Samuel 13: 13, 14 sinasabing:

> "...sa ngayon *itatatag ng Panginoon ang kanyang kaharian sa Israel magpakailanman. Ngunit ngayon ang kanyang kaharian ay hindi na magtatagal;* nakatagpo na ang Panginoon ng taong tulad ng Kanyang puso..."

Mas pinuri ang Panginoon sa maling paratang na ito, sinasabing nangako Siya kay Saul na ang kanyang kaharian ay hanggang wakas, ngunit sinira Niya ang Kanyang pangako at ibinigay ang kaharian sa ibang tao!

**T:** Ang kalokohan ba ng Panginoon ay mas magaling kaysa tao; at mas mahina ba ang Panginoon kaysa tao?

**S:** Hindi, talagang hindi! Ang Panginoon ay hindi tanga o di kaya ay mahina! Kaya, walang tanong dito kung magaling ba ang Kanyang kalokohan kaysa mga tao.

Ngunit sinasabi sa Taga- Corinthian 1: 25

"Dahil *ang kalokohan ng Panginoon* ay mas magaling kaysa mga tao; at *ang kahinaan ng Panginoon* ay mas malakas kaysa mga tao."

**T:** Nagsisisi ba ang Panginoon sa Kanyang mga nagawa?

**S:** Hindi, talagang hindi!

Ngunit sinasabi sa 1 Samuel 15: 10, 11

"At dumating ang salita ng Panginoon kay Samuel, sinasabing, *Ako ay nagsisisi* na si Saul ay naitalaga Kong hari. . ."

At ayon sa pagbasa ng Exodus 32: 14

"*At nagsisisi ang Panginoon* sa masamang gagawing naisip Niya sa Kanyang mga tao,"

**T:** Ang Panginoon ba ay nagsisisi?

**S:** Hindi, talagang hindi!

Ngunit sinasabi sa Henesis 6: 6, 7

"*At nagsisisi ang Panginoon* na ginawa niya ang tao sa mundo, *at siya ay nagdalamhati sa kanyang puso.*

At sinabi ng Panginoon, lilipulin ko ang tao na aking nilikha sa mundo. . ."

**T:** Ang Panginoon ba ay nakikipaglaban sa tao?

**S:** Hindi, talagang hindi! Sa nabanggit ang konseptong ito ay hindi maaaring gamitin sa Panginoon.

Ngunit sinasabi sa Henesis 32: 24-30

"At naiwang mag-isa si Jacob; at doon *nakipaglaban ang tao sa kanya* hanggang sa lumipas ang araw. At nang makita niya na siya ang nangingibabaw ng hindi laban sa kanya, hinawakan niya ang guwang sa kanyang hita, at ang guwang sa hita ni Jacob ay wala na sa hugpungan, habang siya ay nakikipaglaban dito. At sinabi niya, bayaan mo akong umalis dahil lumipas na ang araw. At kanyang sinabi, hindi ko hahayaang mawala siya maliban kung babasbasan niya ako.

At sinabi nito sa kanya, ano ang iyong pangalan? At sinabi niya ay Jacob. At sinabi nito, ang iyong pangalan ay hindi na tatawaging Jacob, ngunit Israel: dahil ang prinsipe ay may kapangyarihan sa Panginoon at sa tao, at mangingibabaw. At nagtanong si Jacob sa kanya, at sinabing, sabihin mo sa akin, nananalangin ako sa iyo, sa ngalan mo. At sinabi niya, hindi ba't ikaw ay humiling sa aking pangalan? At pinagpala siya doon. At tinawag ni Jacob ang lugar na iyon ng Peniel: sapagkat *nakita ko ang Panginoon* nang harap-harapan, at ang buhay ko ay nakalaan."

**T:** Nagsisinungaling ba ang Panginoon samantalang ang demonyo ay nagsasabi ng totoo?

**S:** Hindi, talagang hindi!

Ngunit ayon sa Henesis 3: 3-5

> "Ngunit ang bunga ng puno na nasa gitna ng hardin, *sinabi ng Panginoon,* kapag kinain mo ito o di kaya ay hinawakan, ikaw ay mamamatay. *At sinabi ng demonyo sa babae,* ikaw ay tiyak na hindi mamamatay: Sapagkat alam ng Panginoon na sa araw na kumain ka, ang iyong mga mata ay mabubuksan, at ikaw ay matutulad sa Panginoon na makababatid ng kabutihan at kasamaan."

At ang kabanatang ito ay nagpatuloy sa pagsasabing si Adan at Eba ay kumain ng namumungang puno, at gumawa pa ng ibang hiling na salungat sa katangian ng Panginoon.

**T:** Bumaba ba ang Panginoon mula sa langit upang paghiwa-hiwalayin ang mga tao nang hindi ito magkakaintindihan sa kanilang salita? Natakot ba Siya sa kanilang pagkakaisa?

**S:** Hindi, talagang hindi!

Ngunit ayon sa Henesis 11: 1-9

> "At ang buong mundo ay may iisang salita at iisang pananalita ... At sabi nila, tayo ng magtayo ng lungsod at tore, na ang tuktok ay aabot ng langit; at gagawa tayo ng pangalan, nang tayo ay kumalat sa

ibang bansa at sa buong mundo. *At bumaba ang Panginoon upang makita ang lungsod at ang tore*, na ginawa ng mga kabataan at kalalakihan. *At sinabi ng Panginoon, Pagmasdan, ang mga tao ay nagkaisa at iisa ang kanilang salita;* ...at walang makakapigil sa kanilang hinangad na gawin. *Tayo na, bababa tayo at doon ating lituhin ang kanilang salita nang hindi sila magkakaintindihan sa kanilang sinasabi.*

*Kaya ikinalat sila ng Panginoon sa ibang bansa* mula noon sa buong mundo: at sila ay umalis upang magtayo ng lungsod. Pagkatapos ito ay tatawaging Babel; at nilito ng Panginoon ang kanilang mga wika: at mula doon ikinalat sila ng Panginoon sa ibang bansa at sa ibang dako ng mundo."

**T:** Kapag may sinabi ang Panginoon, Siya ba ay kumikilos ng kasalungat nito?

**S:** Hindi, tiyak na hindi!

Ngunit ayon sa Henesis 6: 3 sinasabing

"At sinabi ng Panginoon, ang Aking espiritu ay hindi laging magsusumikap kasama ng tao, sapagkat siya rin ay laman: *ngunit ang kanyang mga araw ay isandaan at dalawampung taon.*"

Ito ay sinabi sa panahon ng pagkalikha ng tao. Kaya titingnan natin kung tinupad ba ng Panginoon ang Kanyang mga salita? Sinabi ng Bibliya na kasalungat sa salita ang ginawa ng Panginoon sapagkat ang tao ay nabuhay ng mahigit dalawampung daang taon. Halimbawa, ayon sa Henesis 9: 28, 29 sinasabing,

> *"Nabuhay si Noah... siyam naraan at limampung taon: at siya ay namatay"*

**T:** Ang Panginoon ba ay Anghel o ang kataliwas nito?

**S:** Hindi, ang Panginoon ay hindi anghel.

Ngunit ang kabaligtarang ito ay makikita sa Henesis 16: 10-13 nang tumutukoy ito sa isang kumausap kay Hagar bilang anghel ng Panginoon, at tinawag ni Hagar ang tagapagsalita ng Panginoon:

> "At *sinabi ng anghel ng Panginoon sa kanya,* aking pararamihin ang binhi nang higit sa nararapat na hindi mabibilang dahil sa karamihan. At *sinabi ng anghel ng Panginoon sa kanya,* Masdan mo, ikaw ay magkakaanak at magkakaroon ng anak na lalaki, at tatawagin mo siyang Ishmael..... at tinawag ni Hagar *ang Panginoon na kumausap sa kanya, ikaw Panginoong nakakakita:* sinabi niya, Ako rin ba ay tumitingin sa mga nakakakita sa akin?"

## Ang mga Propeta sa Bibliya

Ipinapalagay ng Bibliya na ang katangian ng mga propeta ng Makapangyarihang Poon ay nakakahiya sa mga karaniwang tao, ang mga sugo lamang ng Panginoon ang pinakarelihiyosong tao na ipinadala upang gumabay sa sangkatauhan sa tamang daan, katapatan, pagpapabuti, kadalisayan, at iba pa.

## Si Propeta Hesus

**T:** Si Hesus ba ay nagsisinungaling?

**S:** Hindi, tiyak na hindi! Ang mga propeta ay hindi nagsisisnungaling.

Ngunit sinasabi sa Ebanghelyo ni John 7: 2-10:

> "Ngayon ang kapiyestahan ng simbahan ng mga Hudyo ay nalalapit. At nagsalita ang kanyang mga kapatid sa kanya, umalis ka at pumunta ka ng Judea, nang makita rin ng mga disipulo ang ginagawa mo.Sapagkat walang tao ang gumagawa nang patago, at nanaisin niya na makilala ang sarili ng hayagan. Kung ikaw ay gumawa ng bagay na ito, ipakita mo ang iyong sarili sa buong mundo. Sapagkat kahit sa kanyang mga kapatid ay walang naniniwala sa kanya. *Sinabi ni Hesus sa kanila.... Pumunta ka sa kanyang pagdiriwang: Ako ay hindi pa muna pupunta sa ganitong pagdiriwang;* sapagkat ang aking oras ay hindi pa dumating. Nang sinabi niya ito sa kanila, siya ay nakatira pa rin sa Galilee. Ngunit nang nakaalis na ang kanyang mga kapatid, *saka siya*

*pumunta sa pagdiriwang,* nang hindi lantaran ngunit patago."

**T:** Si Hesus ba ay gumawa ng alak at ipinainom sa kanyang mga disipulo?

**S:** Hindi, tiyak na hindi! Hindi pinapalampas ni Hesus ang isang bagay o himukin ang kanyang mga disipulo sa isang bagay na hindi dapat gamitin at ipinagbabawal sa Luma at Bagong Tipan.

Ngunit si Hesus ay pinaratangan na gumawa ng alak; gayunman, ito ang kanyang unang ipinakitang himala upang ipakita ang kanyang kabantugan! Ipagbawal sana ng Panginoon ang pagsabi ng ganito, "Marahil sa relihiyon ni Hesus ang alak ay naaalinsunod sa batas." Ako ay dumudulog sa Makapangyarihang Panginoon sa ganoong paratang, sapagkat ang Luma at Bagong Tipan ay nagbabawal ng alak.

Una, banggitin natin ang utos ng pagbabawal ng alak sa Bibliya at saka ipakita ang maling paratang kay Hesu Kristo, *sumakanya nawa ang kapayapaan.*

Sinasabi sa Hosea 4: 11:

> "Ang prostitusyon at alak *at ang bagong alak ay naglalayo sa puso."*

Sinasabi din sa Isaiah 5: 11-13:

> *"Pighati sa mga bumabangon nang umaga, sapagkat sila'y iinom rin ng matatapang na inumin; na*

*magpapatuloy hanggang gabi, hanggang ang alak ay magpapainit sa kanila!!*

At sinasabi sa Deuteronomy 21: 18-21:

> "Kapag ang tao ay may sutil at suwail na anak.... At ang kanyang ama at ina ...ay magsasabi sa mga nakatatanda sa lungsod na ang anak naming ito ay matigas ang ulo at suwail, siya ay hindi sumusunod sa aming sinasabi, siya ay sakim at lasenggero. At babatuhin siya ng lahat ng tao ng lungsod, at siya ay mamamatay: kaya layuan ninyo ang kasamaan; nang marinig ng buong Israel at matakot."[48]

Sa ibang dako, itinuro pareho ng Luma at Bagong Tipan ang kabutihan ng hindi pag-inom ng alak o matatapang na inumin at pag-iwas sa pag-inom ng alak na itinuturing na pinakadakilang katangian na makikita sa katangiang itinatangi kay Juan (ang Tagapagbinyag) mula sa isang

---

[48] Maraming bersekulo ang nagbabawal o nagpahayag na hindi daptat uminom ng alak o alkohol na inumin, may ilang kinopya dito para sa pagsangguni: "Huwag uminom ng alak o matapang na inumin... iyan ay kautusan sa buo mong mga henerasyon" [Leviticus 10:9]; Ilalayo mo ang iyong sarili mula sa alak at matatapang na inumin...o di kaya ay uminom ng anumang alak mula sa ubas..." [Mga Bilang 6:3]; Kaya ngayon ay mag-ingat, ako ay nananalangin sa iyo, at huwag uminom ng alak o matatapang na inumin at kumain ng maruruming bagay." [Mga Hukom 13:4]; "Ngunit sinabi niya sa akin, 'Iyong pagmasdan, ikaw ay maglilihi ng anak na lalaki. At ngayon ikaw ay huwag uminom ng alak o matatapang na inumin, o kumain ng anumang maruruming bagay;sapagkat ang bata ay magiging kalugud-lugod sa Panginoon mula sa sinapupunan hanggang sa araw ng kanyang kamatayan." [Hukom 13:7]; Siya ay hindi maaaring kumain anumang bagay na mula sa halamang gumagapang, o kaya uminom ng alak o matatapang na inumin, o kumain ng anumang maruruming bagay. Ang Aking iniutos sa kanya ay magmasid." [Hukom 13:14]; At si Hannah ay sumagot at sinabing, "Hindi, aking Panginoon, ako ay babaeng may malungkot na espiritu. Hindi pa ako nakainom ng alak o matatapang na inumin, ngunit isinalin ko ang aking kaluluwa sa Panginoon." [Samuel 1:15]; "Ang alak ay mangungutya, ang matatapang na inumin ay nagpapagalit; at ang sinumang nalinlang ay hindi matino." [Salawikain 20:1]; "Bigyan mo ng matapang na inumin ang handang maparusahan at alak sa mga mabibigat ang loob." [Salawikain 31:6]

anghel na nagpakita kay Zacharias, ayon sa naisulat sa Lukas 1: 15:

> "Sapagkat siya ay magiging dakila sa paningin ng Panginoon, at *siya ay hindi iinom ng alak o ng matapang na inumin;* at siya ay mapupuno ng Banal na Espiritu, kahit mula sa sinapupunan ng kanyang ina."

Ngayon ating banggitin ang paratang kay Hesu Kristo:

Sinasabi sa Juan 2: 1-11:

> "At sa ikatatlong araw ay nagkaroon ng kasal sa Cana ng Galilee; at ang ina ni Hesus ay naroon: At silang dalawa ni Hesus ay tinawag, gayundin ang kanyang mga disipulo sa kasalan. At nang maghanap sila ng alak, ang ina ni Hesus nagsabi sa kanya na wala silang alak. Sinabi ni Hesus sa kanya, Babae, Ano ang magagawa ko? Ang aking oras ay hindi pa dumating. Sinabi ng kanyang ina sa mga alalay, ang sinumang nagsalita sa iyo, sundin mo. At mayroong ipinahandang anim na tapayan, ito ay pinalinis at pinapuno ni Hesus ng tubig at ito ay kanyang binasbasan, at iniutos niyang kunin na ito at dalhin sa namamahala ng handaan at dinala nga ito. Nang tinikman ng hari *ang tubig na ginawang alak* na hindi batid na ito nga: (ngunit alam ng katulong na ito ay tubig) tinawag ng tagapangasiwa ang lalaking ikinasal at sinabi sa kanya, sa umpisa bawat tao ay naghanda ng masarap na alak: at nang ang mga tao ay lasing na, iyan ang naging masama; ngunit hanggang ngayon naitago mo pa rin ang masarap na alak. Ito ang unang himala na ginawa ni Hesus sa Cana ng

Galilee, at nagbigay papuri sa kanya; ang kanyang mga disipulo ay naniwala sa kanya."

Ito ay malinaw na nagpapakita, ayon sa Bagong Tipan, na ang pag-inom ng alak ay hindi itinuring na bawal sa relihiyon. Tingnan mo kung paano mismo si Hesus ay gumawa ng alak at pinainom sa iba!

Sa ibang pangyayari, sinabi ni Hesus sa Lukas 22: 15-18:

> "Sinabi sa kanila, sa aking kagustuhan sasaluhan ko kayo sa Hapunang Pampaskuwang bago ako magpakasakit: Sapagkat sinabi ko sa iyo, ako ay hindi na muling kakain nito hanggang ito ay matupad sa kaharian ng Diyos. At kinuha niya ang saro . . . at sinabi. . . Ako ay hindi na iinom ng katas mula sa ubas, hanggang ang kaharian ng Panginoon ay hindi pa dumarating."

**T:** Hinayaan ba ni Hesus ang kanyang mga disipulo na maging malapit at mahalin siya?

**S:** Hindi! Ito ay hindi nababagay gawin para sa karaniwang tao, ngunit sa dakilang propeta lamang.

Ngunit ayon kay John 13:23, 25 pinaratangan si Hesus sa kanyang kilos:

> "*Ngayon ay may humilig sa dibdib ni Hesus na Kanyang minahal...* sa kanyang pagkahilig, kanyang tinanong Panginoon sino siya?"

**T:** Si Hesus ba ay naisumpa?

**S:** Hindi, tiyak na hindi!

Ngunit sinasabi sa Galatia 3:13

> "Iniligtas kami ni Hesus mula sa parusa ng batas, *parusang nagawa para sa amin*; sapagkat ito ay nasusulat, isinumpa ang lahat na ibinibitin sa puno."

**T:** Si Hesus ba ay anak ng Diyos? Ang anak ba ng Ama ay nagiging Panginoon niya (Diyos)?

**S:** Hindi, talagang hindi! Ito ay walang-kabuluhan.

Ngunit ang Bibliya ay hindi lang nagsasabi na si Hesus ay anak ni David ngunit Panginoon rin Siya nito!

Ayon sa Mateo 1: 1:

> "Ang aklat ng henerasyon ni *Hesu Kristo, ang anak ni David,* na anak ni Abraham."

Sinasabi sa Mateo 22: 41-45:

> "Habang ang mga Paraseo ay nagtitipon, si Hesus ay nagtatanong sa kanila, ano ang tingin ninyo kay Kristo? Kanino siyang anak? Sinabi nila, ang anak ni David. Sinabi niya sa kanila, bakit tumawag sa kanya ng Panginoon si David nang kasihan ito ng espiritu, sinabi ng Panginoon sa aking Panginoon, umupo sa aking kanang kamay, hanggang gawin kong mapasuko mo ang iyong mga kaaway? *Kung tinawag siyang Panginoon ni David, paano siya naging anak nito?"*

## Si Propeta David

**T:** Ang propeta ba ay gumagawa ng pangangalunya?

**S:** Hindi, tiyak na hindi. Ang propeta ng Panginoon ay hindi makakagawa ng napakasamang kilos.

**T:** Ang propeta ba ay nagpapainom ng alak?

**S:** Hindi, tiyak na hindi! Hindi siya gagawa ng ipinagbabawal na kilos kagaya nito.

**T:** Ang propeta ba ay manlilinlang ng tao para patayin?

**S:** Hindi, talagang hindi! Ang propeta ng Panginoon ay hindi makagagawa ng masamang kilos.

Ngunit si Propeta David ay pinaratangan ng lahat na nakapangingilabot na gawa sa Bibliya.

Tingnan sa 2 Samuel 11: 2-27 ng makita kung ano ang sinasabi nito.

> "At dumating ang hapon, nang bumangon si David mula sa kanyang higaan, at naglakad sa bubong ng bahay ng hari at mula sa bubong natanaw niya ang isang babae na naliligo, at ang babae ay napakagandang tingnan. Ipinagtanong niya kung sino iyon. At may nagsabi, hindi ba ito si Bath-sheba, ang babaeng anak ni Eliam na asawa ni Uriah ang Heteo? At si David ay nagpadala ng mga sugo, at kinuha ang babae; at siya ay ibinigay sa kanya at sumiping sa kanya sapagkat siya ay nilinis mula sa kanyang karumihan: at siya ay bumalik sa kanyang

pamamahay. At ang babae ay nagbuntis, at sinabi kay David, at sinabing, *ako ay nagdadalantao.*

At ipinadala ni David si Joab, at sinabing, dalhin mo sa akin si Uriah ang Heteo.... At sinabi ni David kay Uriah, pumunta ka sa aking bahay, at hugasan ang iyong mga paa... Umalis si Uriah ngunit hindi ito nagpatuloy sa kanyang bahay at sinabi ni David kay Uriah, hindi ba galing ka sa malayong paglalakbay? Bakit hindi ka umuwi sa iyong pamamahay? At sinabi ni Uriah ... umuwi ba ako sa aking pamamahay upang kumain at uminom: at tumabi sa aking asawa... At tinawag siya ni David, kumain siya at uminom sa harap nito; at nilasing siya nito: siya ay lumabas at nakitulog kasama ang mga katulong ng kanyang Panginoon ngunit hindi siya umuwi sa kanyang bahay. At nang mag-umaga na, sumulat si David kay Joab ...na nagsasabing, isabak si Uriah sa pinakamainit na labanan nang mamatay... At nang marinig ng asawa ni Uriah na ang kanyang asawa na si Uriah ay namatay, siya ay nagluksa. At nang matapos ang pagluluksa, ipinasundo siya ni David at dinala sa bahay nito, at siya ay naging asawa niya, at sila ay nagkaanak ng lalaki. Bagay na ginawa ni David na hindi ikinasiya ng Panginoon."

Narinig mo na ba ang kuwento sa tusong paraan ng pagpatay kay Uriah? Paano gumawa ng pagtataksil si David sa asawa ni Uriah, at siya ay pinainom ng alak upang siya ay makatabi sa kanyang asawa; at hanggang ipinadala siya sa labanan upang mapatay at kung paano siya napatay?

Ngayon basahin ang tungkol sa anak ng isang babaeng kasal na nakiapid kay David!

Sinasabi sa Mateo 1:6:

> "At si Jesse ay nagkaanak na si David na naging hari; *at ang haring si David ay nagkaroon ng anak na si Solomon na naging asawa ni Uriah.*"

Gayundin ang sinasabi sa 2 Samuel 12:9:

> "Sa anong dahilan na ikaw ay humamak sa kautusan ng Panginoon, na gumawa ng kasamaan sa paningin ng Panginoon? *Pinatay mo si Uriah ang Heteo gamit ang espada, at inagaw ang kanyang asawa at iyong naging asawa*, at ipinapatay siya sa espada ng mga anak ng Ammon."

Tingnan ngayon kung paano sinabi sa Bibliya na ginantimpalaan ng Panginoon si David sa paglikha ng mga anak nito na gumawa ng pagtataksil sa kanilang mga asawa!

Ang aklat ng 2 Samuel 12: 11, 12 ay nagsasabing:

> "Katunayan sinabi ng Panginoon, pagmasdan, palalaganapin ko ang kasamaan sa iyong tahanan at kukunin ko sa iyong harapan ang iyong asawa at ibibigay sa iyong kapitbahay, at siya ay sisipingan nila kahit araw dahil lihim mo itong ginawa ngunit gagawin ko ang mga bagay na ito sa harap ng lahat ng Israel at sa harap ng araw."

Kagaya rin ng aklat ng 16: 22 sinasabing:

> "Kaya nilatagan nila ng tolda ang ibabaw ng bahay ni Absalom; at *pumunta si Absalom sa mga kalunya ng kanyang ama na nakikita ng lahat buong Israel."*

**Si Propeta Lot**

**T:** Makagagawa ba ang propeta ng pagtataksil sa kanyang mga anak na babae o umiinom ng alak?

**S:** Hindi mangyayaring ang propeta ay gagawa ng napakasamang kilos. Ang matinong tao ay hindi gagawa ng mga ganitong gawa, hayaang ang propeta ng Panginoon ang pinakadakila at pinakabanal sa lahat ng tao! Ngunit pinaratangan ng Bibliya si Propeta Lot na nangangalunya sa kanyang sariling mga anak na babae!

Ayon sa Henesis 19:30-38:

> "At si Lot pumunta sa labas ng Zour . . . at nanirahan sa yungib, siya at ang kanyang dalawang anak na babae. At sinabi ng panganay na anak sa bunso, ang ating ama ay matanda na, at wala ng lalaki sa mundo ang lalapit sa atin gaya ng nakagawian ng mundo: Halika at painumin natin ang ating ama ng alak, at tayo ay matutulog katabi niya nang mapanatili natin ang binhi ng ating ama. *At pinainom nila ang kanilang ama ng alak ng gabing iyon: at ang panganay ang unang pumasok at tumabi sa kanyang ama;* at hindi niya nalaman kung siya tumatabi sa kanya hanggang siya ay bumangon.

At kinabukasan, sinabi ng panganay sa bunso, tingnan mo, kagabi ako ay tumabi sa ating ama: paiinumin uli natin siya ng alak; at pumasok at tumabi sa kanya, nang mapanatili natin ang binhi ng ating ama. At pinainom nila ng alak ang kanilang ama ng gabing iyon; *at bumangon ang bunso at tumabi sa kanya*; at lingid sa kanyang kaalaman ang kanyang pagtabi o pagbangon. Katunayan ang dalawang anak ni Lot ay nagkaroon ng anak sa kanilang ama. At ang panganay ay nagkaanak ng lalaki at tinawag niya itong Moab; na pinagmulan ng mga Moabite hanggang sa kasalukuyan. At ang bunso ay nagkaroon rin ng anak, at pinangalanan niya itong Benammi: na siyang ama ng mga anak ng Ammon hanggang sa kasalukuyan."

**Si Propeta Jacob**

**T:** Ang propeta ba ay humahalik ng ibang babae?[49]

**S:** Hindi, tiyak na hindi! Ang propeta ng Diyos ay hindi gagawa ng ganoong bagay!

Ngunit sinasabi sa Henesis 29:11

"*At hinalikan ni Jacob si Rachel,* at nagtaas ng kanyang boses, at umiyak."

**T:** Ang propeta ba ay nanloloko sa iba?

**S:** Hindi, tiyak na hindi. Kahihiyan sa isang propeta na

[49] Ito ay pagsangguni sa pagkakataong kapag ang babae ay hindi ina ng lalaki, tiyahin, asawa, anak na babae, pamangkin. Ayon sa mga turo ng Panginoon, hindi maaring halikan o kahit na humawak sa ibang babae kabilang na ang babaeng pinsan, at si Rachel na nasa itaas ay pinsan ni Jacob.

ginawang perpekto ng Panginoon na manloko.

Ngunit sinasabi sa Henesis 27: 1-35:

"At noong mga panahong iyon si Isaac ay matanda na...hindi na makakita, tinawag niya ang kanyang panganay na si Esau, at sinabi sa kanya, anak ko... ngayon tanggapin mo, ipinapanalangin ko, ang iyong mga sandata ,... at dalhan mo ako ng kaunting karne ng usa; ... ng ako ay makakain; at ang iyong kaluluwa ay pagpapalain ko bago ako pumanaw. At narinig ni Rebekah nang kinausap ni Isaac ang kanyang anak na si Esau. At isinuot ni Rebekah ang damit sa kanyang panganay na anak na si Essau kay Jacob na bunsong anak na nasa kanyang pamamahay... At lumapit sa kanyang ama, at sinabing, Aking ama: at sinabi niya, ako ay narito; sino ka, aking anak? *At sinabi ni Jacob sa kanyang ama, ako si Esau ang iyong panganay... at sinabi niya, ikaw ba talaga iyan aking anak na si Esau?* At sinabi niya, ako ito. At sinabi niya, lumapit ka sa akin, at ako'y kakain ng kaunting karne ng usa ng aking anak, ng pagpalain ka nawa ng aking kaluluwa. At inilapit niya ito sa kanya, *at dinalhan niya ito ng alak at siya ay uminom.*

At sinabi ng kanyang amang si Isaac sa kanya, lumapit ka sa akin,... hinalikan siya; at naamoy at inamoy ang kanyang suot at pinagpala siya ... at iyon ay lumipas, nang matapos ni Isaac ang pagpapala kay Jacob, at si Jacob na natatakot sa pagdating ni Esau, ay biglang nawala sa harap ni Isaac at si Esau na kanyang kapatid ay dumating mula sa pangangaso... At sinabi ni Isaac na kanyang ama sa kanya; Sino ka?

> At sinabi niya, ako ito ang iyong panganay na anak si Esau... at lalong nanginig si Isaac, at sinabi... *ang iyong kapatid ay pumunta ng palihim* at kinuha ang aking pagpapala."

Ito ay nakapagtatakang paratang na ang propeta ay humalik sa babae, o uminom ng alak, o luminlang sa kanyang ama upang makamit ang pagpapala ng sapilitan! Maaari bang ang salitang ito ay totoo?

Basahin mo ang Bibliya nang makita ang mga paratang na ipinapalagay sa mga anak ng mga propeta. Basahin kung paano si Dinah, na anak ni propetang Jacob pinaratangan ng pangangalunya.

Sinasabi sa Henesis 34:1, 2:

> "At si Dinah na anak ni Leah kay Jacob ay dumalaw. At nang makita siya ni Shechem na anak ni Hamor na Hevite, ang prinsipe ng bansa, kinuha siya, at inihiga siya at nilapastangan"

## Si Propeta Solomon

**T:** Maaari bang gumawa ang propeta ng mga bagay na pinaaalalahanan ng Panginoon? O tumalikod sa Panginoon? O gumawa ng matayog na lugar upang sambahin sila? pagsamba sa kanila? O tumalikod sa Panginoon?

**S:** Hindi. Ito ay talagang hindi mangyayari!

Ngunit sinasabi sa 1 Hari 11: 1-10

"Ngunit *si haring Solomon ay nagmahal ng maraming hindi nakikilalang kababaihan, kasama ang anak ni Pharaoh,* ... Sa mga bansang tinatawag ng Panginoon na mga anak ng Israel, huwag kang lumapit sa kanila, gayundin sila ay hindi lalapit sa iyo; sapagkat tiyak na tatalikuran ka nila para sa kanilang panginoon; ngunit labis na nabuhos ang loob ni Solomon sa mga babaeng ito. At siya ay nagkaroon ng pitung daang mga asawa, mga prinsesa at tatlong daang mga kalunya: at tinalikuran siya ng kanyang mga asawa. Sapagkat *dumating ang panahon na si Solomon ay matanda na, kaya iniwan siya ng kanyang mga asawa at sumunod sa kanilang mga diyos: at ang kanyang puso ay hindi lubos sa kanyang Panginoon gaya ng puso ni David sa kanyang Ama. Sapagkat sumunod si Solomon kay Astoreth ang diyos ng mga Zidonian, at lumaon naging Milcom ang poot ng mga Amonite.*

At si Solomon ay gumawa ng kasamaan sa paningin ng Panginoon, at hindi sumunod nang lubos sa Panginoon, tulad ng kanyang ama na si David. Kaya si Solomon ay nagtayo ng mataas na lugar para kay Chemosh, ang poot ng Moab, sa munting burol ng Herusalem, at para kay Molech, ang poot sa mga anak ng Ammon. At gayundin sa kanyang hindi nakikilalang mga asawa, na nagsindi ng insenso at nagsakripisyo sa kanilang Panginoon. *At napoot ang Panginoon kay Solomon sapagkat nagtaksil ang kanyang puso sa Panginoon ng Israel,* na nagpakita sa kanya ng dalawang beses. At nag-utos sa kanya tungkol sa bagay na ito na siya ay hindi dapat sumunod ng ibang Panginoon: ngunit hindi pa rin niya ginawa ang ipinag-uutos ng Panginoon."

## Si Propeta Moses

**T:** Maaari bang mayroon ng pagkamuhi sa pagitan ng Panginoon at ng Kanyang propeta na kailangang patayin Niya ito?

**S:** Ito ay hindi mangyayari!

Ngunit sinasabi ng Bibliya na nais patayin ng Panginoon si Moses, ngunit iniligtas siya ni Zipporah.

Sinasabi sa Exodus 4: 14,21,24,25:

> "*At ang galit ng Panginoon ay nag-alab laban kay Moses...*At sa paglipas ng panahon, *nilapitan siya ng Panginoon at tangkang papatayin. Kaya't kumuha ng matulis na bato si Zipporah,* at tinuli ang kanyang anak, pagkatapos ipinahid niya Moses ang pinagtulian saka sinabi, ngayo'y kasal ka na sa akin sa pamamagitan ng dugo."

**T:** Maaari bang ang propeta ay maging punong mapaniil na utusan ang kanyang mga anak at iba pa na patayin at ang mga lungsod ay sirain?

**S:** Ang mga bagay na ito ay hindi maaaring gawin ng mga propeta maging ang pagmalupitan ang mga tao!

Ngunit sinasabi ng Bibliya na ginawa ito ni Moses! Tingnan sa Bilang 31: 9-11, 13, 17, 18, 27, at 35:

> "At binihag ng mga anak ng Israel ang lahat ng kababaihan ng Midian, at pati ang kanilang mga anak, at sinamsam ang kanilang bakahan, kawan at

lahat ng ari-arian. *At sinunog ang kanilang lungsod kung saan sila naninirahan, pati lahat ng kanilang magagandang palasyo.* At sinamsam din ang lahat ng mga ari-arian, lahat ng maninira at mga dapat bihagin.... At si Moses at Eleazar na pari, at lahat ng kinatawan ng kongregasyon, ay pumunta kampamento. At si Moses ay galit na humarap sa pinuno ng pagtitipon... At sinabi sa kanila, nailigtas ba ninyo ang lahat ng kababaihan? ... *Ngayon patayin ang kalalakihan mula sa mga bata, at patayin rin ang mga babaeng nasipingan na ng mga lalaki.* Ngunit ang mga babae at kabataang hindi pa nasisipingan ng mga lalaki ay panatilihing buhay para sa inyong mga sarili...At hatiin ang mga biktima sa dalawang bahagi; ang isang bahagi ay para sa mga kawal na nakidigma at ang isang bahagi ay para sa kongregasyon ...At ang lahat ay tatlumpu't dalawang libong mga kababaihang hindi pa nasisipingan ng mga lalaki."

Ang bilang ng mga namatay ay mas marami pa kaysa mga nabuhay!!

Ngunit sa ibang pangyayari walang mga nabuhay; tingnan sa Deuteronomy 2:31-35:

"At sinabi ng Panginoon sa akin, pagmasdan, Akin nang naibigay si Sihon at ang kanyang lupain sa inyo: umpisan mo na ang pag-angkin, upang ikaw ay magmana ng kanyang lupain. At si Sihon ay humarap sa amin, siya at ang kanyang mga tauhan ay naghimagsik, at nakipaglaban sa Jahaz. At siya ay ipinadala ng Panginoon sa amin; at siya ay aming nilupig, ang kanyang mga anak, at ang kanyang mga

tauhan. *At nakuha namin ang kanyang lungsod sa panahong iyon, at pinatay ang mga kalalakihan, at kababaihan, at ang mga kabataan sa bawat lungsod, wala kaming itinira:* Maliban sa mga baka na aming sinila para sa aming mga sarili, at ang mga natira sa lungsod.

Ito ang ipinaratang ng Bibliya kay Moses; na pumatay ng tao, kababaihan at kabataan ayon sa iniuutos ng Panginoon! Muli sinasabi sa Deuteronomy 20: 13-17:

"At kapag ito ay ibinigay na ng Panginoon sa iyong mga kamay, patayin ang bawat lalaki sa pamamagitan ng dulo ng espada; ngunit ang mga kababaihan, at ang mga bata, at mga baka, at ang lahat ng nasa lungsod, kahit na ang mga sira nito, kunin ninyo at kainin ang mga sinira ng inyong kaaway na kung saan ito ay binigay ng Panginoon.

Ganyan ang gagawin ninyo sa mga lungsod na malayo sa inyo, ngunit sa mga lungsod na ibinigay ng Panginoon *bilang pamana, huwag kayong magtitira ng may buhay lalung-lalo na ang mga sumusunod;* ang Heteo,at ang Amorti, Canaanite, at ang Perizzite, Hivite, at ang Jebusite; ayon sa iniutos sa iyo ng iyong Panginoon."

Ito ba ang makataong itinuturo ng Bibliya? na walang humihinga ang maililigtas?!

**T:** Maaaring bang magalit ang propeta sa Panginoon na hiniling Nito na mabahiran ang pagkapropeta?

**S:** Hindi, tiyak na hindi! Walang propeta ang gagawa ng ganito.

Ngunit sinasabi sa Exoduds 32: 31, 32:

"At si Moses ay bumalik sa Panginoon, at sinabi, oh ang mga taong ito ay nagkasala nang malaki at gumawa sila ng panginoong ginto, *ngunit ipinaki-kiusap ko pong patawarin na ninyo sila; kung hindi ninyo sila mapapatawad burahin na ninyo sa inyong aklaat ang aking pangalan na inyong naisulat."*

**Si Propeta Isaiah**

**T:** Maaaring bang ipag-utos ng Panginoon sa Kanyang propeta na maglakad ng nakahubad sa harap ng mga tao. Hindi ba nakakatawa sa isang propeta na isang huwaran sa mga tao na gawin ang ganoong kilos?

**S:** Hindi maaaring ipag-utos ng Panginoon ang ganito dahil ipinagbabawal Niya ang nakahubad sa harap ng mga tao! Sapagkat ito ay malaswa at nakakahiyang kilos.

Ngunit ayon sa Isaiah 20: 2, 3, sinabi ng Panginoon na:

"Isaiah na anak ni Amoz, at sinabi: Humayo ka at hubarin ang iyong damit na sako at mag-alis ka ng panyapak. At ginawa nga niya, *naglakad ng nakahubad* at nakapaa. At sinabi ng Panginoon, kagaya ng Aking alipin na si Isaiah na naglakad ng nakahubad at nakapaa sa loob ng tatlong taon bilang larawan ng Ehipto at ng Ethiopia.

## Si Propeta Ezekiel

**T:** Iniuutos ba ng Panginoon sa Kanyang propeta na kumain ng hinurnong tinapay na may dumi ng tao? Bakit naman ipag-uutos ng Panginoon ang ganitong bagay?

**S:** Hindi, hindi ipag-uutos ng Panginoon ang ganitong bagay!

Ngunit sinabi sa Ezekiel 4:12, 13:

> "*At ikaw [Ezekiel] kumain nito gaya ng bibingkang sebada, at ihuhurno mo ito na dumi mula sa tao ang panggatong, at kainin mo ito nang nakikita ng mga tao.* At sinabi ng Panginoon, kahit na ang magiging mga anak ng Israel ay kakain ng kanilang maruming tinapay kasama ang mga Hentil, saan ko man sila dalhin."

Ngunit si propeta Ezekiel ay matalino; paano siya makakahurno ng tinapay na ang panggatong ay dumi ng tao? Kaya humiling siya sa Panginoon na bawiin ang nakakatawang utos at tinanggap ng Panginoon ang kanyang kahilingan, at sa halip ipinag-uutos Niya sa kanya na gamitin ang dumi ng baka!!!

Sinasabi sa Ezekiel 4: 4, 15:

> "At saka sinabi ko, Ah Panginoon! pagmasdan, ang aking kaluluwa na mula ng aking kabataan hanggang ngayon ay hindi pa nakakain ng namatay nang kusa o kaya'y nilapa ng hayop at anumang nakakadiring laman. Saka sinabi niya sa akin, *Lo, ibinibigay ko sa*

*iyo ang dumi ng baka sa halip na dumi ng tao. At iyong ihanda ang tinapay na gawa dito."*

**T:** Ipinag-utos ba ng Panginoon sa Kanyang propeta na kalbuhin ang kanilang buhok at balbas? Bakit?

**S:** Hindi ipag-uutos ng Panginoon sa Kanyang propeta na gawin ang bagay na ito, sapagkat siya ay huwaran sa sangkatauhan.

Ngunit si Propeta ng Ezekiel noon ay napag-utusan ng ganoong kakaiba at nakababaliw na mga bagay. Siya ay kumain ng dumi ng baka hanggang mahabag sa kanya ang Panginoon, at kung hindi siya rin ay kakain ng dumi ng tao. Ngayon naman inutusan siyang kalbuhin ang kanyang buhok at balbas!

Sinasabi sa Ezekiel 5:1, 2:

> "At kayo, na anak ng tao, *kunin ninyo ang matalim na kutsilyo, kumuha kayo ng labahang panggupit, at alisin ang buhok at balbas...* at saka kunin ang timbangan at timbangin at paghati-hatiin ang buhok. Sunugin ninyo ng pino ang ikatlong bahagi sa gitna ng lungsod, kapag natupad na ang paglusob, at kunin mo ang ikatlong bahagi, at pahahambalos ko ito ng tabak: at ang ikatlong bahagi nito ay ikalat sa hangin; at hahatakin ko ito ng espada sa harap nila."

Ang layunin ng utos ay naging malinaw nang sinabi ng Panginoon sa Ezekiel 5:12:

> "Ang ikatlong bahagi sa iyo ay mamamatay sa salot, at ang pagkagutom ang lalamon sa iyo; at ang

ikatlong bahagi pababagsakin sa pamamagitan ng tabak; at aking ikakalat sa hangin ang ikatlong bahagi, at patuloy kong uusigin sa pamamagitan ng tabak."

**T:** Nababagay ba sa Panginoon na idahilan ang pagkamatay ng asawa ng propeta bilang palatandaan habang maaari naman Niya itong ipaliwanag sa salita?

**S:** Hindi, hinding-hindi! ngunit ipinakita ng Bibliya sa dalawang pangyayari na ito ay nangyari kay propeta Ezekiel bilang palatandaan sa mga tao.

Sinasabi sa Ezekiel 24: 15 – 24:

"Gayundin ang salita ng Panginoon ay dumating sa akin, na nagsasabing, anak ng tao, *Masdan mo, kukunin ko sa iyo ang minamahal ng iyong mata [i.e. asawang babae] sa isang kampay:* ngunit ikaw ay hindi magluluksa o umiyak, o kahit tumulo ang iyong mga luha. Pigilin ninyong umiyak, huwag kayong magluksa sa patay, ayusin o talian ang inyong buhok, at isuot ang mga sapatos sa iyong mga paa, at huwag takpan ang iyong mga labi, at huwag kumain ng tinapay ng mga tao.

Kaya nagsalita ako sa mga tao nang umagang iyon: *at kahit na namatay ang aking asawa,* aking ginawa kinaumagahan ay ayon sa ipinag-utos sa akin. At sinabi ng mga tao sa akin, hindi mo ba sasabihin sa amin kung ano ang mga bagay na ito para sa atin, kung bakit ginagawa mo ito? Sila ay aking sinagot, ang salita ng Panginoon ay lumapit sa akin, sinasabing, Sabihin mo sa pamamahay ng Israel, na

sinasabi ng Panginoon; ... *na si Ezekiel ay patunay na palatandaan sa inyo:* ayon sa lahat ng kanyang ginawa: at kapag ito ay dumating, malalaman na ako ang Panginoong Diyos."

**Si Propeta Hosea**

**T:** Tama ba na ipag-utos ng Panginoon sa Kanyang propeta na mag-asawa sa pagkakasala, at magkaanak sa pagkakasala? At bakit? Ito ba ay sa kadahilanang ang mundo ay gumawa ng prostitusyon na nagpapalayo sa atin sa Panginoon? O ito ay paalaala at payo sa mga anak ng Israel sa pagbanggit ng mga anak na ipinanganak ng babaeng iyon? O iyon ay binanggit kung paano siya gumawa ng prostitusyon?

**S:** Hindi! Hindi ipag-uutos ng Panginoon sa Kanyang mga propeta upang gumawa ng ganoong kilos!

Ngunit sinasabi sa aklat ni Hosea 1: 2-4:

> "Ang simula ng salita ng Panginoon ayon kay Hosea. At sinabi ng Panginoon kay Hosea, *Humayo ka, mag-asawa ka ng isang masamang babae at magkaanak ka sa kanya:* sapagkat ang bayan ay napakasama at lumalayo mula sa Panginoon. Kaya siya ay pumunta at kinuha si Gomer na anak ni Diblaim; na nagbuntis at nagbigay ng anak na lalaki. At sinabi ng Panginoon sa kanya, tatawagin mo siya sa pangalang Jezreel; hindi magtatagal, at ako ay maghihiganti sa dugo ni Jezreel sa pamamahay ng Jehu, at dahilan ng pagtigil ng kaharian ng pamamahay ng Israel."

At sinabi ni Hosea sa 2: 2- 5:

> "Makiusap ka sa iyong ina, magsumamo ka: sapagkat siya ay hindi ko asawa gayundin ako ay hindi niya asawa: Kaya ipabatid sa kanya na iwanan ang likong pamumuhay, at talikuran ang pangangalunya sa pagitan ng kanyang dibdib; kung hindi huhubaran ko siya kagaya ng araw na siya ay isinilang, at gawin siyang gaya ng kaparangan, at gawin siyang tigang na lupa, at patayin siya sa uhaw. At hindi ako maaawa sa kanyang mga anak; sapagkat sila ay galing sa pangangalunya. Dahil sa kahihiyang ginawa ng kanilang ina......"

At sinabi ni Hosea sa 3: 1-4:

> "At saka sinabi ng Panginoon sa akin, *Humayo kang muli, mahalin mo ang babaeng minahal ng kanyang mga kaibigan, kahit na nakikiapid, ayon sa pagmamahal ng Panginoon sa mga anak ng Israel,* na humaling sa ibang diyos, at nawili sa prasko ng alak. Kaya binili ko siya sa halagang labinlimang pirasong pilak, at anim na kabang sebada: at sinabi ko sa kanya, "Ikaw ay maninirahan sa akin ng maraming araw; ikaw ay huwag makipaglaro na tulad ng masamang babae, at ikaw ay hindi para sa ibang lalaki: kaya ako rin ay di gagalaw sa iyo. Sapagkat ang mga anak ng Israel ay mananahan ng walang hari sa maraming araw..."

Ito ay kahihiyan na ang kuwento ay isinulat sa pangkaraniwang aklat, hayaang ang Banal na Aklat na lamang! Kung ito ay ginawa ng propeta, ano kaya ang gagawin ng ibang tao?

Kung ang pinuno ng pamamahay ay gumawa ng kasamaan, tiyak na ang mga tao sa sambahayan ay gagawa rin ng masasamang gawain. Gayunman, inutusan ang propeta *na magmahal ng babaeng nakikiapid, ayon sa pagmamahal ng Panginoon sa mga anak ng Israel!* Wasto bang itatangi ang mga salitang ito sa Panginoon?

## Si Propeta Aaron

Ang Bibliya ay nagtuturo ng Kaisahan ng Panginoon; at ayon sa isa sa mga Kautusan ng Panginoon na, "Huwag kang magkakaroon ng ibang Diyos maliban sa Akin." (Deuteronomy 5: 7) Ngunit ayon sa Bibliya, ang mga Propeta ng Panginoon na pinili upang ituro ang kautusan na ito, ay sumamba ng ibang diyos maliban sa kanilang Panginoon!

**T:** Maaari bang ang propeta ng Panginoon ay magkaroon ng ibang diyos at malihis ang mga tao sa pagsamba sa kanila?

S: Ito ay hindi maaari! Sapagkat iyon ay kilos ng pagkakaroon ng maraming diyus-diyosan; at laban dito ang Panginoon.

Ngunit sinasabi sa Exodus 32: 1– 6:

> "At nang makita ng mga tao na si Moses matagal bumaba mula sa burol, *nagtipun-tipon ang mga tao kay Aaron, at sinabi sa kanya, tumayo ka, at igawa kami ng diyos,* na mamumuno sa amin; dahil ang Moses na ito na nagdala sa amin mula sa lupain ng Ehipto ay di na namin alam kung ano ang nangyari. At sinabi ni Aaron sa kanila, putulin ninyo ang mga

gintong hikaw na nasa tainga ng iyong mga asawa, sa iyong mga anak na lalaki at mga anak na babae, at ibinigay sa akin.

*At ito ay tinanggap ng kanyang mga kamay, at ito ay tinunaw at hinulma at pagkatapos ito ay ginawang hugis ng guya:* at sinabi nila, narito ang Panginoon, O Israel na nagligtas sa amin sa lupa ng Ehipto. *At nang makita ito ni Aaron, gumawa siya ng altar;* at nagpahayag si Aaron at sinabing, "Bukas, magdiriwang tayo sa Panginoon. At ang mga tao ay nagsiupo upang kumain at uminom at magdiwang."

**T:** Nakikipagtalo ba ang Panginoon sa Kanyang propeta tungkol sa Kanyang poot, at sa dakong huli ay magsisisi Siya sa Kanyang masamang pag-iisip?

**S:** Hindi, ito ay hindi mangyayari. Hindi gumagawa ang Panginoon ng bagay na pagsisisihan Niya sa huli!

Ngunit sinasabi sa Exodus 32: 10-14:

"Kung ganoon hayaan mo ako, na ang aking poot ay lumipol sa kanila: at sa iyo ko pagmumulain ang isang malaking bansa. *At nagsumamo si Moses sa Panginoon na kanyang Diyos, at sinabing, Panginoon , bakit mo lilipulin ang mga tao,* Iyong iniligtas mula sa Lupain ng Ehipto nang may kapangyarihan, at malalakas na kamay? at sasabihin ng mga taga-Ehipto na, "Sapagkat kalokohan ang pagdadala ninyo sa kanila, at patayin sila sa kabundukan at malipol sila sa mundo"? *Huwag kang magalit, at huwag ituloy ang kasamaang ito laban sa*

*mga tao... At nagsisisi ang Panginoon sa kasamaang naisip Niyang gawin sa Kanyang mga nasasakupan.*

**Si Propeta Jeremiah**

**T:** Maaari bang utusan ng Panginoon sa Kanyang propeta na gumawa ng mga tali at paod at ilalagay ito sa kanyang leeg? Bakit siya gagawa ng nakakatawang bagay kung siya ang huwaran ng mga tao?

**S:** Hindi mangyayaring ipag-uutos ng Panginoon ang ganoong kahangalang bagay.

Ngunit ayon sa Jeremiah 27: 1, 2, 8 sinasabing ang salita ng Panginoon ay inihatid kay Jeremiah sinasabing,

"*Katunayan sinabi ng Panginoon sa akin; Gumawa ka ng mga tali at mga pamatok, at ilagay ang mga iyon sa iyong leeg...*At ang alinmang bansa at kaharian na hindi maglilingkod kay Nebuchadnezzar na hari ng Babylon, at hindi paiilalim sa pamamahala ng hari ng Babylonia ay aking parurusahan, sinabi ng Panginoon, sa pamamagitan ng espada, gutom, at salot, hanggang sa sila ay mamamatay sa kanyang mga kamay."

**Si Propeta Noah**

**T:** Umiinom ba ang propeta at nalalasing na hindi nakakalaam na siya ay wala ng saplot?

**S:** Ang matinong tao ay hindi gagawa ng ganoong bagay, hayaan ang propeta ng Panginoon na nagtuturo ng pagbabawal sa (pag-inom ng alak)!

Ngunit sinasabi sa Henesis 9: 20-22 pinaratangan si Propeta Noah na:

"At si Noah ay naging asawang lalaki, at siya ay nagtanim ng ubas: *at siya ay uminom ng alak, at naging lango; at siya ay nakahubad* sa loob ng kanyang tolda. At si Ham, na Ama ng Canaan, ay nakitang nakahubo't hubad ang ama, at hindi nito sinabi sa kanyang dalawang kapatid."

**Ang Matandang Propeta**

T: Ang propeta ba ay nagsisinungaling?

S: Hinding-hindi! Ang propeta ay hindi magsisinungaling ; kung hindi walang maniniwala sa kanyang mga salita at susunod sa kanyang mga turo.

Ngunit sinasabi sa Bibliya, 1 Kings 13: 11-19:

"Nang panahong iyon, may nanirahan na matandang propeta sa Bethel; At dumating ang kanyang mga anak na lalaki, at nakita siyang nakaupo sa ilalim ng puno: at sinabi sa kanya, " ikaw ba ang pinagpalang anak ng Panginoon na galing sa Judah? At kanyang sinabi, ako nga. Saka sinabi niya sa kanya, sumama ka sa akin sa pag-uwi, at kumain ng tinapay. At sinabi niya, "maaaring hindi ako uuwing kasama mo, o di kaya ay sasama sa iyo: o kumain ng tinapay o kahit uminom ng tubig sa lugar na ito: Sapagkat sinabi sa akin sa salita ng Panginoon, huwag kang kumain o di kaya ay uminom ng tubig doon, o pumuntang muli sa lugar kung saan ako nanggaling.

Sinabi nito sa kanya, ako ay isa ring propeta kagaya mo; at sinabi ng anghel sa akin sa salita ng Panginoon, sinasabing, "Dalhin siyang muli sa aking pamamahay nang siya ay makakain ng tinapay at makainom ng tubig. *Ngunit siya ay nagsinungaling sa kanya.* Kaya siya ay umuwi kasama siya, at siya ay kumain ng tinapay at uminom ng tubig."

**Si Propeta Elisha**

**T:** Maaari bang ang propeta ay magbibigay ng balita na alam niyang mali ito?

**S:** Hindi, hindi mangyayaring ang propeta ay magbigay ng maling balita.

Ngunit pinaratangan ng Bibliya si Propeta Elisha ng pagkakahuwad ayon sa 2 Hari 8: 7-15:

"At si Elisha ay dumating sa Damascus; at si Benhadad na hari ng Syria ay may sakit;... At sinabi ng hari kay Hazael na pumunta upang salubungin ang ipinadala ng Panginoon...at nakipagkita si Hazael... at sinabing, ipinadala ako ng iyong anak na si Benhadad na hari ng Syria upang malaman kung gagaling ba siya sa sakit na ito. At sinabi ni Elisha sa kanya, *siya ay tiyak na gagaling... ngunit ipinakita sa akin ng Panginoon na siya ay mamamatay agad* ... kaya kanyang iniwan si Elisha, at pumunta sa kanyang amo, na nagtanong sa kanya kung ano ang sinabi ni Elisha. At siya ay sumagot, sinabi niya sa akin na ikaw ay tiyak na gagaling. *At kinabukasan...siya ay namatay."*

## Ang mga Huwad na Propeta

**T:** Maaari bang ang proepta ay isang huwad o anak ng isang nakikiapid?

**S:** Hindi, tiyak na hindi! Sa kadahilanang ito ay Nakahihiya na ang anak ay ipinanganak nang hindi pa kasal. Siya ay ipapahiya ng mga tao. Kaya, ang mga tao ay maaaring hindi makinig sa kanya o di kaya ay tatanggap ng kanyang mga salita. Sapagkat hindi ito naaayon sa pagka-propeta, hindi nagpadala ang Panginoon ng sinumang huwad na propeta.

Maliwanag na sinabi ng Bibliya sa Deuteronomy 23: 2:

"Ang sinumang anak sa labas ay hindi maaaring makiisa sa Kapulungan ng Panginoon hanggang sa ikasampung salin ng kanyang lahi."

Dahil dito, walang propetang huwad. Ngunit sa ibang dako nito, sinabi mismo ng Bibliya na tiyak na may mga propetang huwad!

1. Sinabi ng Judge 11: 1: "Ngayong si *Jephthah* na isang Gileadite ay malakas at magiting na mandirigma, at anak siya ng masamang babae." At sinabi sa bersikulo 29 ng ganoong kabanata rin: "at ang espiritu ng Panginoon ay nagpakita kay *Jephthah*..." Ang ibig sabihin nito ay isa siyang propeta, at nagbigay ng inspirasyon!

2. Ipinakita na sa umpisa ng kasulatang ito kung paano gumawa ng pangangalunya si

propeta David kay Bathsheba, ang asawa ni Uriah. Paano niya dinaya si Uriah upang patayin! Paano niya nilasing si Uriah upang ipadala sa mabagsik na labanan upang mapatay! Kaya ayon sa Bibliya, si Solomon , patawarin ako ng Panginoon, ay isang anak ni David sa labas!

Sinabi ng 2 Samuel 12: 24: "*At kinalinga ni David ang kanyang asawang si Bathsheba,* at sumama sa kanya, at tumabi sa kanya ...*at siya ay nagkaanak ng lalaki, at tinawag ito sa pangalang Solomon: at siya ay minahal ng Panginoon.*"

3. Ngayon tingnan rin kung paano pinaratangan ng Bibliya si Hesus na lipi ni Pharez, na isang anak sa labas!

Sinasabi sa Mateo 1: 1-6: "Ang aklat ng salinlahi ni *Hesu Kristo,* ang anak ni David, na anak ni Abraham. Si Abraham ay ama ni Isaac na ama ni Jacob; at si Jacob ay ama ni Judas at mga kapatid nito; *At si Judas ay ama ni Phares at Zara ng Thamar;* at si Phares ay ama ni Esrom ... at si Jacob ay ama ni Jose na asawa ni Maria na ipinanganak si *Hesus, na tinatawag na Kristo.*"

Sa Henesis 38: 6-30, inilarawan ng Bibliya kung paano nangalunya si Judah kay Tamar, at kaya ipinanganak si Pharez!

Patawarin nawa kami ni Allah sa pagkopya ng mga kalapastangang ito, ngunit ito ay kinakailangang gawin upang maipakita kung anong ipinapalagay ng Bibliya sa

Panginoon at paano nito pinarangalan ang Kanyang mga Banal na Propeta na Kanyang itinalaga upang mailayo ang mga tao sa kawalang-paniniwala at pagkakasala.

**{Purihin mo ang Panginoon, ang Panginoon ng Kamahalan, na pinagpipitaganan (sa Kanya); at kapayapaan nawa sa mga ipinadala (na magpapaalala); at ang papuri ay kay Allah, ang Panginoon ng Sanlibutan.}**[50]

Muhammad Mahdi Shirazi

Banal na Lungsod ng Karbala,

1380 Hijrah (1961)

[50] Ang Banal na Koran, Ang mga Antas (37): 180-182.

**Ang pagkakawangis ni Hesus kay Allah ay gayundin kay Adan; Nilikha Niya ito mula sa alikabok, at sinabi sa kanya "maging": at siya ay naging.**

Ang Banal na Koran: Ang Pamilya ni Emran (3): 59.

**. . . Sa katunayan siya (si Hesus) ay mahigit pa sa alipin: Pinahintulutan ang aming kagandahang-loob, at ginawa namin siyang halimbawa sa mga anak ng Israel.**

Ang Banal na Koran: Palamuti (43): 59.

## Pambungad na Salita

Ang Banal na Koran, na pinakahuli sa Banal na mga Aklat at ipinahayag ng May-likha sa Kanyang pinakahuling sugo, ay hindi mapangatwiranang Banal na Aklat lamang na hindi nagkaroon ng anumang kasiraan o kabulukan mula ng ito ay ipinahayag.

Ang huling Pahayag na dumating noong 610 na taon matapos isilang si Hesus na nagsalaysay sa atin tungkol sa tungkulin at misyon ni Hesus. Ipinaalam din sa atin ng Koran ang tungkol sa mga himala at sa kapangyarihang ibinigay ng Makapangyarihang Allah kay Hesus, at nagbigay-diin sa katangian ng kanyang inang si Maria. Si Maria ay banal na babae kaya natanggap niya ang pagpapala ng Panginoon, at sa maraming pagkakataon nakatanggap siya ng pagkain mula sa langit. Ang pagkakapaglihi kay Hesus ay napakapambihira rin na wala siyang ama, at ang pagkakapaglihi sa kanya ay nangyari ayon sa Kagustuhan ng Panginoon. Sa Kagustuhan ng Panginoon, siya ay nagsalita mula ng isilang siya, nang siya ay ipinahayag sa sangkatauhan na siya ay propeta.

Si Hesus ay ipinadala bilang propeta sa mga Anak ng Israel, sa matagal na kinaugalian ng mga propetang pinadala sa kanila ng May- Likha ng buhay . Siya ang nagtataglay ng mensaheng kagaya ng mga propeta at mga sugong nauna sa kanya, ang pagkakaisa at ang hindi mahahating kaisahan ng

May-Lumikha, ang Eloh sa Hebrew o Allah sa Arabik, na sumunod at makiisa sa mga turo ni Allah, at upang ihanda ang buhay sa hinaharap.

{Sinabing: Nananampalataya kami kay Allah at sa ipinahayag sa amin at anumang naipahayag kay Abraham at Ishmael at Isaac at Jacob at sa kanyang mga salinlahi, at sa kung anong ipinagkatiwala kay Moses at kay Hesus at sa mga propeta mula sa Panginoon. Wala kaming ginawang pagtatangi sa pagitan nila, at sa Kanya kami ay sumuko.}[51]

{Ang Sugo ay naniniwala sa kung ano ang naipahayag sa kanya mula sa Panginoon, gaya ng ginagawa ng mga mananampalataya. Bawat isa (sa kanila) ay nanampalataya ni Allah, ang ng Kanyang mga anghel, ng Kanyang Aklat, at ng Kanyang mga Sugo. (Sinabi nila) "Wala kaming pagtatangi sa pagitan ng sinuman sa mga Sugo ng Panginoon." At sinabi nila: "Aming narinig, at kami ay sumunod, (kami ay naghanap) ng Kanyang Kapatawaran, aming Panginoon at sa Iyo ang katapusan ng lahat ng mga paglalakbay."}[52]

Iba't ibang propeta at mga sugo ang ipinadala sa iba't ibang bansa at mga tao upang gumabay sa kanila sa katotohanan, upang mapabuti ang pamumuhay dito at sa hinaharap, ngunit sila ay nagdadala ng parehong balita mula sa nag-iisa at

---

[51] Ang Banal na Koran: Ang Pamilya ni Emran (3):84.
[52] Ang Banal na Koran: Ang Dumalagang Baka (2): 285.

tanging May-Lumikha ng sangkatauhan. Wala at hindi magkakaroon anumang pagtututol, ito ay dahil sa kasiraan na nangyari – sinasadya o hindi – sa panahon ng kasaysayan.

Si Hesus ay ipinadala sa mga tao ng Israel upang patunayan ang balita ng mga sugo na mga nauna sa kanya at upang mabigyan ng balita ng huling sugo na darating pagkatapos niya. Sa kanyang pangalan *Muhammad,* na isinalin sa salitang Griyego/ Hebrew sa Ingles na ang ibig sabihin ay *nagbibigay-ginhawa,* o ang *Espiritu ng Katotohanan,* ang tinukoy ni Hesus ay si Muhammad at ang kahalagahan ng kanyang tungkulin sa paggabay ng sangkatauhan sa maraming pagkakataon. Ito ay binanggit sa Bagong Tipan:

Gayunman sasabihin ko sa iyo ang totoo. Nababagay para sa iyo na ako ay lumisan, sapagkat kung hindi ako lilisan, ang tagapagbigay-ginhawa ay hindi darating sa inyo; ngunit kung ako ay umalis, ipapadala ko siya sa iyo. [John 16:7]

Marami pa akong sasabihin sa iyo, ngunit hindi nyo na ito madadala ngayon. [John 16: 12]

Samantala kapag Siya, ang Espiritu ng Katotohanan ay dumating, Siya gagabay sa inyo sa buong katotohanan; sapagkat hindi siya magsasalita para sa kanyang sarili, ngunit anuman ang kanyang maririnig, kanyang

ipapahayag; at Kanyang ipapakita ang mga bagay na darating. [John 16: 13]

Ako ay Kanyang pupurihin, sapagkat Ako ay kanyang tinanggap, at ipapakita sa inyo. [John 16: 14]

Bilang karagdagan ng nabanggit na gawain, at upang maipakita ang mga turo ng Islam at ang Banal na Koran tungkol sa mga sugo ng Panginoon sa pangkalahatan at lalo na kay Hesu Kristo, isinaalang-alang ng lupon ng patnugutan na tama at para sa kabutihan ng hindi Muslim na mambabasa na hindi nakakakilala ng Islam na maglakip ng bahagi sa mga pahayag mula sa Makapangyarihang si Allah sa Koran hinggil kay Hesus na anak ni Maria. Ito ay magbibigay sa mambabasa ng maliwanag na pang-unawa sa mga turo ng Koran tungkol kay Hesus. Ang mga sumusunod ay ilang sa mga bersekulo mula sa Banal na Koran tungkol sa dalawang dakilang tao na lubos na nirerespeto ng Islam.

## Ang Pagkakapaglihi, Pagsilang at Pagkapangalan ni Maria

{Pinili ni Allah si Adan at Noah, ang pamilya ni Abraham, at ang pamilya ni Emran sa lahat ng tao.}

Mga anak ng bawat isa sa kanila; at si Allah ang nakakarinig at nakakaalam ng lahat ng bagay.

[Tandaan!] Nang sinabi ng asawa ni Emran: "O aking Panginoon! Aking inaalay sa Iyo ang nasa aking sinapupunan para sa aking natatanging paglilingkod: kaya tanggapin Mo ito mula sa akin: sapagkat Ikaw lang ang nakakarinig at nakakaalam ng lahat ng mga bagay."

Nang siya ay nanganak, sinabi niya: "O aking Panginoon! Iyong masdan! Ako ay nagsilang ng batang babae" – at si Allah ang higit na nakakaalam ng dinadala ko– "at ang lalaki ay hindi kagaya ng babae. "Siya ay papangalanan kong Maria"...}[53]

## Ang pangangalaga kay Maria at sa kanyang kaanak

{. . . At Ako ay pumupuri sa kanya at sa kanyang anak sa kanyang pagtanggal sa demonyo, ang Pagtanggi.}[54]

[53] Ang Banal na Koran: Ang Pamilya ni Emran (3): 33-36.

[54] Ang Banal na Koran: Ang Pamilya ni Emran (3): 36.

## Si Maria at ang kanyang katiwalang si Zechariah

{Ito ay bahagi ng mga bagay na hindi nakita, na aming ibubunyag sa inyo (O Propeta!) bilang inspirasyon: wala kayo nang sila ay maghagis ng palaso, na alinman sa kanila ay maaaring kumalinga kay Maria: o kasama ka nila nang sila ay magtalo when they disputed (ang punto.)}[55]

## Ang Pagpili ni Allah kay Maria

{Tunay na magiliw ang kanyang Panginoon sa pagtanggap sa kanya: pinalaki siyang may kadalisayan at kagandahan}[56]

{at (tandaan) nang sinabi ng mga anghel: "O Maria! Pinili ka ni Allah at pinadalisay, ikaw ang pinili sa lahat ng kababaihan sa buong mundo.}[57]

## Ang Tapat na si Maria

{(Maria) ay ang babaeng Tapat.}[58]

---

[55] Ang Banal na Koran: Ang Pamilya ni Emran (3): 44.
[56] Ang Banal na Koran: Ang Pamilya ni Emran (3): 37.
[57] Ang Banal na Koran: Ang Pamilya ni Emran (3): 42.
[58]

## Ang Paghahanda kay Maria para sa kanyang Tungkulin

### Pagkain (na nakalaan) kay Maria

{ . . . At itinalaga siya sa pangangalaga ni Zechariah. Sa bawat pagpasok niya (sa kanyang) silid-tulugan upang makita siya, ito ay binibigyan niya ng pagkain. Sinabi niya: "O Maria! Saan (nanggaling) ito para sa iyo?" Siya ay sumagot, "Mula kay Allah sapagkat nagkaloob si Allah ng pagkain sa sinumang magpapasiya sa Kanya, nang walang sukat."}[59]

### Ang Madasaling si Maria

{O Maria! Sumasamba sa Panginoon nang tapat: siya ay pumapanikluhod, at yumukod (sa pagdadasal) kasama ng mga nakayukod.}[60]

### Ang Dangal ni Maria at Kabutihan

{At (tandaan) ang sinumang nag-iingat ng kanyang kabirhinan: Makapagpapahinga tayo sa kanyang ispiritu, at gagawin natin siya at ang kanyang anak na Palatandaan sa lahat ng tao.}[61]

{At si Maria, na anak ni Emran, na siyang nag-ingat ng kanyang kabirhinan; at ibinulong sa kanya

---

[59] Ang Banal na Koran: Ang Pamilya ni Emran (3): 37.
[60] Ang Banal na Koran: Ang Pamilya ni Emran (3): 43.
[61] Ang Banal na Koran: Ang mga Propeta (21): 91.

(kanyang katawan) ng ating espiritu; at siya ay magpapatunay ng salita ng Panginoon at sa Kanyang mga Pahayag, at isa sa mga Tapat (na mga tagasunod).}[62]

## Ang Magandang Balita ni Hesus kay Maria

{Tandaan! Sinabi ng anghel: "O Maria! Si Allah ay may magandang balita mula sa Kanyang Salita: Ang kanyang pangalan ay Hesu Kristo. Ang anak ni Maria, na maging dakila sa mundong ito at sa Hinaharap at ang (ang mga kasama ng) malalapit kay Allah.}[63]

## Ang palagay ni Maria sa balitang pagdadalantao kay Hesus

{Sinabi niya: "O aking Panginoon! Paano ako magkakaroon ng anak nang walang lalaking gumalaw sa akin?" Sinabi Niya, "Kahit na, lumilikha si Allah ano ang Kanyang gustuhin: kapag nagbigay siya ng utos, Kanya lang itong sinasabing, "maging", at ito ay mangyayari!}[64]

---

[62] Ang Banal na Koran: Ang Pagbabawal (66): 12.

[63] Ang Banal na Koran: Ang Pamilya ni Emran (3): 45.

[64] Ang Banal na Koran: Ang Pamilya ni Emran (3): 47.

## Pagkakapaglihi at pagsilang kay Hesus

### Ang Pagdadalantao kay Hesus

{Kaugnayan sa aklat (ang kuwento ni) Maria, nang siya ay lumayo sa kanyang pamilya patungo sa silangan.

Tinakpan niya ang kanyang sarili mula sa kanila ; saka ipinadala Namin sa kanya ang aming Espiritu, at nagpakita sa kanya bilang tao na kagalang-galang.

Sinabi niya: "Ako'y humiling ng tulong sa Pinakamapagbigay: (huwag kang lumapit) kapag ikaw ay may takot kay Allah."

Sinabi niya: "Hindi, ako ay sugo lamang ng Panginoon, (upang ipahayag) sa iyo ang kaloob ng anak na lalaki."

Sinabi niya: "paano ako magkakaroon ng anak, nang walang lalaking gumalaw sa akin, at ako ay malinis?".

Sinabi niya: "Kaya (ito ay mangyayari): Sinabi ng Panginoon, "Iyan ay madali lang sa akin: at (hangad namin) na italaga siyang palatandaan sa sangkatauhan at Awa mula sa Amin": ito ay bagay na (lubos na) ipinag-uutos."}[65]

---

[65] Ang Banal na Koran: Si Maria (19): 16-21.

## Ang pagkakapalayo ni Maria mula sa mga tao

Kaya siya ay nagdalantao sa kanya, at siya ay namalagi sa malayong lugar.[66]

## Ang paghilab sa oras ng panganganak

{At ang sakit sa panganganak ang nagtulak sa kanya sa puno ng palmera: siya ay sumigaw (sa labis na pagtitiis) "Ah! Maaari ba akong mamatay dahil dito! Ako ba ay makakalimutan at mawala sa paningin!"}[67]

## Ang Pagsilang kay Hesus

{Ngunit (ang batang si Hesus) umiyak sa kanya sa ilalim ng punong palmera: "Huwag kang magdalamhati! Sapagkat naghanda ang Panginoon ng munting batis sa ibaba mo;

"At alugin mo ang pinakakatawan ng punong palmera; mahuhulog mula rito ang sariwang hinog na datiles para sa iyo."}[68]

---

[66] Ang Banal na Koran: Si Maria (19): 22.
[67] Ang Banal na Koran: Si Maria (19): 23.
[68] Ang Banal na Koran: Si Maria (19): 24-25.

## Matapos isilang si Hesus

### Pinayuhan ni Hesus ang kanyang ina kung paano kausapin ang mga tao

{At kapag ikaw nakakita ng sinumang tao, sabihin mong, "Ako ay nangakong mag-ayuno sa Pinakamapagbigay, at sa araw na ito ako ay hindi makikipag-usap kahit kaninuman"}[69]

### Kinausap ni Maria ang mga tao

{Kaya siya (ang sanggol na si Hesus) ay dala niya sa kanyang pamilya, habang karga niya ito. Sinabi nila: "O Maria! Talagang nakapagtatakang nagdala ka ng ganitong bagay!

"O kapatid ni Aaron! Hindi masamang tao ang iyong ama, gayundin ang iyong ina ay hindi maharot!"

Ngunit siya ay nakaturo sa kanya. Sinabi nila: "Paano namin kakausapin ang batang nasa kamusmusan?"}[70]

### Ipinagtanggol ni Hesus ang kanyang ina

{Sinabi niya: "Katunayan ako ay alipin ni Allah: Siya ay nagbigay sa akin ng pahayag at gumawa sa akin bilang propeta;

---

[69] Ang Banal na Koran: Si Maria (19): 26.
[70] Ang Banal na Koran: Si Maria (19): 27-29.

"At pinagpapala Niya ako saan man ako pumunta, at ipinag-uutos sa akin na Magdasal at Kalinisan habang ako ay nabubuhay.}[71]

## Si Hesus ay mabait at magalang sa kanyang ina

{"(Siya) na ginawa akong mabuti ng aking ina, at hindi malupit o masama;

"Kaya ang Kapayapaan ang dala ko sa araw ng aking pagsilang, sa araw ng aking pagkamatay, at sa araw na ako ay mabuhay (muli)!"

Tunay na anak si Hesus ni Maria: (ito ay) pahayag na Katotohanan, na pinagtatalunan (nang walang saysay).}[72]

# Si Hesus at ang kanyang ina ay hindi Banal

### Si Hesus at ang kanyang ina ay himala ni Allah

{At ginawa Namin ang anak ni Maria at ina nito bilang Palatandaan: Binigyan namin sila ng masisilungan sa ibabaw ng lupa, pagbibigay ng pahinga at pangangalaga at pinagkalooban ng mga anak.}[73]

---

[71] Ang Banal na Koran: Si Maria (19): 30.
[72] Ang Banal na Koran: Si Maria (19): 31-34.
[73] Ang Banal na Koran: Ang Mga Nananampalataya (23): 50.

## Pinasinungalingan ang kabanalan ni Hesus

{At tandaan! Sasabihin ni Allah: "O Hesus na anak ni Maria! Sinabi mo ba sa mga tao, 'Sambahin mo ako at ang aking ina bilang diyos na mababa kay Allah'?" Sasabihin niya: "Papuri sa Iyo! Hindi ko masasabi na wala akong karapatan (sabihin). Masabi ko ang bagay na ito, sa katotohanan ay malaman mo rin. Batid mo kung ano ang nasa puso ko, kahit hindi ko alam kung ano ang nasa iyo. Sapagkat ikaw ay nakakaalam ng lahat ng naililihim.}[74]

## Ang sinumang nagtatangi ng Pagka-Diyos kay Hesus ay gumagawa ng pananampalatayang laban sa simbahan

{Katunayan na kalapastanganan ang mga nagsasabi na si Kristo ay si Allah ang anak ni Maria sinabi: "Sino ba ang may pinakamaliit na kapangyarihan laban kay Allah, kung ang Kagustuhan Niya ay sirain si Kristo na anak ni Maria, ang kanyang ina, at ang lahat na nasa mundo? Sapagkat pag-aari ni Allah ang kalangitan at mundo, at lahat ng nasa pagitan. Nilikha Niya anuman ang nais Niya. Sapagkat si Allah ang may kapangyarihan sa lahat ng bagay."}[75]

---

[74] Ang Banal na Koran: Ang Mantel (5): 116.

[75] Ang Banal na Koran: Ang Mantel (5): 17.

## Si Hesus ay hindi si Allah

{Kalapastangan ang sinumang nagsasabing: "Ang Allah ay si Kristo na anak ni Maria." Ngunit sinabi ni Kristo: "O mga anak ng Israel! Sambahin ninyo si Allah, ang aking Panginoon at inyong Panginoon." Ang sinumang maghuhugpong ng mga Diyos kay Allah, ay ipagbabawal ni Allah sa kanya ang Hardin, at ang Apoy ay ang kanyang magiging tahanan. Doon ay para sa mga masasama na walang tumutulong.

Kalapastangan ang sinumang magsasabing: Si Allah ay isa sa tatlong pagkaiisa ng tatlong banal na tao: sapagkat walang ibang Panginoon maliban sa Nag-iisang Panginoon. Kapag sila ay nagpatuloy sa kanilang panlalaspastangan hindi lang sa salita (na panlapastangan), talagang matinding kaparusahan ang mangyayari sa ginawa nilang paglapastangan. Bakit hindi sila lumapit kay Allah at hingin ang Kanyang Pagpapatawad? Sapagkat si Allah ay Mapagpatawad, Pinakamaawain.}[76]

## Si Hesus ay hindi anak ni Allah

{Tinatawag ng mga Hudyo na anak ni Allah si Ezra, at ang mga Kristiyano tinatawag si Kristo na anak ni Allah. Iyan ang kanilang bukam-bibig; (sa ganito) subalit sila ay gumagaya lamang kung anong nakagawian ng sinasabi ng mga hindi

---

[76] Ang Banal na Koran: Ang Mantel: (5) 72-74.

mananampalataya. Sumakanila nawa ang sumpa ni Allah: paano sila naligaw mula sa Katotohanan!}[77]

{Hindi nababagay (sa kamahalan ni) Allah na Siya ay nagkaanak. Papuri sa Kanya! Kapag Siya ay nakapagpasiya sa isang bagay , sinabi lang Niya rito na, "maging" at ito ay mangyayari.}[78]

## Si Hesus ay Salita ni Allah at Espiritu mula sa Kanya

{O mga taong may Bibliya! Huwag kayong gumawa ng kalabisan sa inyong relihiyon: ngunit sinabi ni Allah ang katotohanan. Si Hesu Kristo na anak ni Maria ay (walang iba) kundi Sugo ni Allah, at Kanyang Salita, na Kanyang ipinagkaloob kay Maria, at ang pagpapatuloy ng espiritu mula sa Kanya: kaya maniwala kay Allah at sa Kanyang mga Sugo. Huwag sabihing "Pagkaiisa ng tatlong banal na tao": tigilan iyan: mas makabubuti sa iyo: sapagkat si Allah ay ang Nag-iisang Panginoon: papuri sa Kanya (Siya ay lubos na pinupuri) sa pagkakaroon ng anak na lalaki. Pag-aari Niya ang lahat ng bagay sa kalangitan at sa mundo. At tama si Allah na taga-ayos ng maraming bagay.}[79]

---

77 Ang Banal na Koran: Pagsisisi: (9): 30.

78 Ang Banal na Koran: Si Maria (19): 35.

79 Ang Banal na Koran: Kababaihan (4): 171.

## Si Hesus at ang Kanyang ina ay alipin at tagapaglingkod ni Allah

### Si Hesus ay alipin at tagapaglingkod ni Allah

{Ang pagkakahalintulad ni Hesus kay Allah ay gayundin kay Adan; Nilikaha siya Nito mula sa alikabok, saka sinabi sa kanya "maging": at siya ay naging.}[80]

{. . . Sa katunayan si (Hesus) ay hindi higit sa isang alipin: Tinanggap namin ang aming pagpanig sa kanya, at ginawa namin siyang huwaran sa mga anak ng Israel.}[81]

{Tinatanggi ni Kristo ang hindi maglingkod at magsamba kay Allah, gayundin sa mga anghel, ang malalapit kay (Allah): ang sinumang tumatanggi sa pagsamba sa Kanya ay palalo; Sila ay Kanyang titipunin sa Kanyang harapan upang (managot).}[82]

{Sinabi ni (Hesus): "Ako ay talagang alipin ni Allah: Binigyan Niya ako ng pahayag at ginawa akong propeta}[83]

{(Saka sinabi ni Hesus :) "Si Allah ang aking Panginoon at ang iyong Panginoon; at sinasamba. Ito ang Daang matuwid."}[84]

---

[80] Ang Banal na Koran: Ang Pamilya ni Emran (3): 59.
[81] Ang Banal na Koran: Ang Palamuti (43): 59.
[82] Ang Banal na Koran: Kababaihan (4): 172.
[83] Ang Banal na Koran: Si Maria (19): 30.

## Si Hesus ay isang tao na pinili ni Allah

{Si Kristo na anak ni Maria ay isang Sugo; marami ng mga sugo ang namatay bago siya dumating. Ang kanyang ina ay babae ng katapatan. Sila ay kumakain ng kanilang (araw-araw) na pagkain. Tingnan kung paano nilinaw ni Allah ang Kanyang mga Palatandaan sa kanila; ngunit sila ay naligaw pa rin sa katotohanan!}[85]

## Si Hesus ay Sugo lamang ni Allah

{Si Kristo, na anak ni Maria, ay isa lamang sugo; marami ng mga Sugo ang namatay bago ang pagdating niya.}[86]

{Ibinigay namin kay Moses ang Aklat at ang pagkakasunud-sunod ng mga Sugo; ibinigay namin kay Hesus na anak ni Maria, ang Malinaw (na mga Palatandaan) at pinalakas siya ng Banal na Espiritu. Kung kaya kapag may dumating na Sugo sa inyo na hindi ninyo nagustuhan, kayo ay nagdadala ng pagkamataas? Marami ang tinatawag mong mga impostors, at ang iba ay iyong pinaslang!}[87]

{Sasabihin mong: "Nananampalataya kami kay Allah, at sa ipinahayag sa amin, at kay Abraham, Ismael, Isaac, Jacob, at mga lipi, at sa ibinigay kay Moses at Hesus, at sa ibinigay (sa lahat) na mga

---

[84] Ang Banal na Koran: Ang Pamilya ni Emran (3): 51.

[85] Ang Banal na Koran: Ang Mantel (5): 75.

[86] Ang Banal na Koran: Ang Mantel (5):75.

[87] Ang Banal na Koran: Ang Baka (2):87.

Propeta mula sa kanilang Panginoon: wala kaming pagtatangi sa pagitan ng bawat isa sa kanila: at kami ay yumuyuko kay Allah (sa Islam)."}[88]

Ipinadala na namin ang inspirasyon, gaya ng ipinadala namin kay Noah at sa mga Sugong sumunod sa kanya: nagpadala rin kami ng inspirasyon kay Abraham, Ismael, Isaac, Jacob, at sa mga lipi ni Hesus, Job, Jonah, Aaron, at kay Solomon, at ibinigay namin kay David ang mga Salmo.}[89]

{Iyan ang pangangatwiran tungkol sa Amin na ibinigay namin kay Abraham (na gamitin) laban sa kanyang mga tao: Itataas namin ang sinumang nais namin, antas sa antas: sapagkat ang Panginoon ay puno ng karunungan at kaalaman.

Ibinigay namin sina Isaac at Jacob: lahat (tatlo) Aming ginabayan: at nauna sa kanya, ginabayan namin si Noah, at ang lipi nito, si David, Solomon, Job, Jose, Moses at Aaron: katunayan ginagantimpalaan namin ang gumagawa ng mabubuti:

At si Zechariah at Juan, at Hesus at Elias: lahat ay nasa antas ng katapatan:

---

[88] Ang Banal na Koran: Ang Baka (2):136.
[89] Ang Banal na Koran: Kababaihan (4): 163.

At si Ismael at Elisha, at John, at Lot: at sa lahat na binigyan natin ng halaga sa bansa.}[90]

## Si Hesus ay Sugo para sa mga Anak ng Israel

{At (itinalaga siya) na sugo sa mga Anak ng Israel, ( sa mensaheng ito): " Ako ay lumapit sa iyo, nang may Palatandaan mula sa iyong Panginoon, . . .

(Ako ay pumarito para sa iyo), upang patunayan ang naunang Kautusan sa akin. At upang gawing makatarungan ang batas na ipinagbawal sa iyo noon; Ako ay naparito na may Palatandaan mula sa Panginoon. Kaya matakot kay Allah, at sundin ako."} [91]

{..Sa katunayan si (Hesus) ay hindi lamang isang alipin: Aming ipinagkaloob ang tulong sa kanya, at ginawa namin siyang halimbawa sa mga Anak ng Israel.[92]

## Pinagtibay ni Hesus ang Tora at dinala ang Anghel

{At sa kanilang mga bakas pinadala namin si Hesus na anak ni Maria upang pagtibayin ang batas na nauna sa kanya: Ipinadala sa kanya ang anghel: kung saan may Patnubay ang buhay at ang pagpapatibay ng batas na nauna sa kanya: ang

---

[90] Ang Banal na Koran: Ang Baka (6): 83-86.

[91] Ang Banal na Koran: Ang Pamilya ni Emran (3): 49,50.

[92] Ang Banal na Koran: Ang Palamuti (43):59.

patnubay at paalala doon sa mga takot sa Panginoon.)[93]

{At ituturo ni Allah sa kanya ang Aklat at Karunungan, at ang batas ng Engeel}[94]

{At, sa kanilang pagmulat, kami ay sumunod (sa iba) pang mga Sugo.Aming ipinadala si Hesus ang anak ni Maria, at ipinagkaloob sa kanya ang Engeel.)[95]

## Ang mga Himala ni Hesus

Ang himala ay nakatuon sa Banal na Pagtaguyod at hindi sa banal na kalikasan.

### Nagsalita mula sa kapanganakan

{At siya ay makikipag-usap sa mga tao mula sa kanyang kamusmusan nang may katandaan. At siya ay nasa (lupon) ng mga tapat.}[96]

{At ang kanyang tinukoy ay siya. Sila ay sumagot: "Paano kami makikipag-usap sa isang bata na nasa duyan?"

---

93 Ang Banal ni Koran: Ang Mantel (5): 46.

94 Ang Banal na Koran: Ang Pamilya ni Emran (3): 48.

95 Ang Banal na Koran: Bakal (57): 27.

96 Ang Banal na Koran: Ang Pamilya ni Emran (3): 46.

At sinabi ni (Hesus): "Totoo ako ay sugo ng Panginoon": Siya ay nagbigay sa akin ng rebelasyon at ako ay ginawa niyang Propeta")[97]

{At sasabihin ng Panginoon: O Hesus na anak ni Maria! Isalaysay mo ang aking pakiusap at sa iyong ina. Pagmasdan! Pinalalakas Kita sa Banal na Espiritu, kaya ikaw ay nakikipag-usap sa mga tao kahit sa iyong kamusmusan nang may katandaan.}[98]

**Paggawa ng ibon mula sa luwad.**

("...at mula sa luwad ako ay gagawa ng hugis ibon at aking hihingahan ito, at ito ay magiging isang ibon at kay Allah humayo ka")[99]

{Pagmasdan! Itinuro ko sa kanila ang Aklat at Karunungan. Ang Torah at ang Engeel. Pagmasdan! Ako ay gumawa ng isang hugis ng ibon mula sa luwad na aking hiningahan na naging ibon at humayo.}[100]

---

[97] Ang Banal na Koran: Si Maria (19): 29-30.
[98] Ang Banal na Koran: Ang Mantel (5):110.
[99] Ang Banal na Koran: Ang Pamilya ni Emran (3):49.
[100] Ang Banal na Koran: Ang Mantel (5): 110.

## Pinagaling ang ipinanganak na Bulag at ang Maysakit.

{"...At aking pinagaling ang mga ipinanganak na bulag, at ang mga ketongin...sa ngalan ni Allah humayo ka."}[101]

{"... at nawa ay gumaling yaong mga ipinanganak na di-makakita, at ang mga may ketong ipaubaya."}[102]

## Ang pagkabuhay ng patay

{". . . at aking madaliin ang patay at Allah ipaubaya . . ."}[103]

{. . . At tandaan! Muli mong buhayin ang patay sa aking pagpapaubaya.}[104]

## Alamin kung ano ang kinakain at iniimbak ng mamamayan

{"...at aking sinabi sa iyo kung ano ang iyong kinakain, at kung ano ang iyong iimbak sa loob ng iyong pamamahay."}[105]

---

[101] Ang Banal na Koran: Ang Pamilya ni Emran (3): 49.
[102] Ang Banal na Koran: Ang Mantel (5): 110.
[103] Ang Banal na Koran: Ang Pamilya ni Emran (3): 49.
[104] Ang Banal na Koran: Ang Mantel (5): 110.
[105] Ang Banal na Koran: Ang Pamilya ni Emran (3): 49.

**Pagdiriwang mula sa kalangitan:**
**Hiniling ni Hesus ang pagpapaubaya ng Panginoon para sa himala.**

{Tandaan! sinabi ng mga disipulo: "O Hesus na anak ni Maria! Maaari ba ang Panginoon ay maghain ng mesa (na may mga ulam) mula sa langit?" Sumagot si Hesus, "Kayo ay matakot kay Allah kung kayo ay may pananampalataya."

Sinabi nila, "Hangad lang po namin kumain para bigyan ng kasiyahan ang aming mga puso, at para malaman na may nagpatunay sa amin ng katotohanan; at para kami mismo ay maging saksi sa himala.

Sinabi ni Hesus na anak ni Maria, "O Allah aking Panginoon! Kayo po ay magpadala ng isang mesa ng pagkain na mula sa kalangitan (ng may mga ulam), at iyon ay para sa amin – sa nauna at nahuhuli sa amin – isang taimtim na pagdiriwang at ang Palatandaan mula sa iyo; at maglaan para sa aming ikabubuhay, sapagkat Ikaw ang pinakamagaling na tagatustos (para sa aming pangangailangan).

Sinabi ni Allah: Ako ay magpapadala sa iyo; ngunit kung isa man sa inyo ay mag-aatubiling mananampalataya, siya ay aking parurusahan at pagmumultahin ng hindi ko pa naipataw sa sino man sa inyo.")[106]

---

[106] Ang Banal na Koran: Ang Mantel (5): 112-115.

## Sinuportahan si Hesus ng Anghel na si Gabriel

{At si Allah ay magsasabi: "O Hesus na anak ni Maria! Binibigyan Kita ng pahalaga pati ang iyong ina. Masdan! Pinatatag Kita sa banal na espiritu.}[107]

## At sinumpa ni Hesus ang mga hindi nanampalataya sa Israel

{At ang sumpa ay ipinahayag sa mga Anak ng Israel na tumanggi sa pananampalataya, at sa mga salita nina David at Hesus na anak ni Maria, dahil sa kanilang pagsuway at mga pagmamalabis.}[108]

## Si Hesus ay kailanman ay hindi namatay

### Iniligtas ni Allah si Hesus mula sa mga Hudyo

{...At tahasang sinabi ng mga Hudyo , "Pinatay namin si Hesus na anak ni Maria, ang Sugo ng Panginoon"; Ngunit hindi nila ito napatay, o naipako sa krus, ngunit ganoon ang pagkakaintindi nila, at doon sa ibang mga nag-aalinlangan, sila ay walang sapat na tamang kaalaman, at sila ay nanghuhula lamang na ito ay kanilang napatay.

---

[107] Ang Banal na Koran: Ang Mantel (5): 110.
[108] Ang Banal na Koran: Ang Mantel (5): 78.

Ngunit ang totoo ay itinaas siya mismo ng Panginoon; Panginoon ng Kataas-taasan na Makapangyarihan, at ng Karunungan.}[109]

## Ang pag-akyat ni Hesus sa Langit

{Pagmasdan! Sinabi ni Allah: "O Hesus! bubuhayin kita at ipapakita sa kanila na ikaw ay kasama ko sa pag-akyat para malinaw (doon sa mga nagpapasinungaling) at doon sa mga lumapastangan; Gagawin ko iyong mga sumusunod na magagaling kaysa mga tumanggi ng pananampalataya sa Araw ng Pagkabuhay Muli: at ikaw ay magbabalik sa Akin, At kayo ay aking hahatulan at huhukuman ayon sa lahat ng inyong mga ginawa."}[110]

## Si Hesus ay kasama sa mga magmamana ng Sanlibutan

{Bago namin isinulat ang lahat ng ito sa Salmo, matapos ibinigay ang mensahe (kay Moses): "Aking mga tagapaglingkod, ang mga tapat, ay magmamana ng sanlibutan."}[111]

{Sasabihin nila: "Ang papuri ay kay Allah, na Siyang tumupad ng pangako sa amin, at nagbigay (nitong) lupang pamana: kami ay maninirahan sa Hardin kung nais namin: gaano kagaling na

[109] Ang Banal na Koran: Kababaihan (4): 157-158.
[110] Ang Banal na Koran: Ang Pamilya ni Emran (3): 55.
[111] Ang Banal na Koran: Ang mga Propeta (21): 105.

pagpapala doon sa mga gumagawa ng (katapatan)!"}[112]

{At hangad Namin na maging mapagbigay doon sa mga salat sa sanlibutan, upang sila ay maging mga pinuno at mga tagapagmana.}[113]

## Ipinangako ni Hesus ang pagdating ni Propeta Muhammad

{At tandaan, sinabi ni Hesus, anak ni Maria: "O Mga Anak ng Israel! Ako ang Sugo ng Panginoon na (ipinadala) sa inyo, upang patunayan ang batas( na naggaling) sa mga nauna sa akin, at nagbibigay ng Masayang Balita para sa susunod sa akin na Sugo, na ang pangalan ay *Ahmad.*"}[114]

...

[112] Ang Banal na Koran: Ang Mga Kalipumpong (39): 74.

[113] Ang Banal na Koran: Ang mga Kuwento (28): 5.

[114] Ang Banal na Koran: Ang Kagayakan (61): 6.

## Ang May-akda

Si Ayattollah al- Udhma Imam Muhammad Shirazi ay walang dudang pinakakilalang *Marje'* o Relihiyosong makapangyarihan sa mundo ng Muslim. Pinuno rin siya ng karismatik na may mataas na pagpapahalaga sa moral, pagkamababang-loob at kabanalan. Si Imam Shirazi ay isang tagapagturo at naging daan ng mga Muslim; siya ang pinagkukunan ng karunungan at turo ng Islam. Tapat din siya sa kanyang tungkulin, buong buhay niya ay inilaan sa halaga ng Islam, tanging sa Muslim at pangkalahatan sa sangkatauhan. Gumawa rin siya ng masaklaw na kontribusyon sa iba't ibang larangan ng pagkatoto simula huresprudensiya, Teyolohiya sa gobyerno, Pulitika, Ekonomiya, Batas, Karunungang panlipunan at Karapatang-pantao.

Isinilang siya sa Najaf, Iraq, noong 1347 AH, 1928 AD, ang batang si Shirazi ay nagpatuloy ng kanyang pag-aaral sa iba't ibang sangay ng karunungan sa pamamatnubay ng dakilang pantas at dalubhasa, gayundin ang kanyang mabunying amang *Marje'* ng panahon, na si Ayatollah al-Udhma Mirza Mahdi Shirazi. Sa panahon ng kanyang pagsasanay pinakita niya ang kanyang katangi-tanging talento, kapansin-pansing karunungan at walang kapagurang pangako sa kanyang trabaho at pinaniniwalaan. Sa kanyang pambihirang kakayahan at pagpupunyagi, pinarangalan siya sa gulang na 25, ng *Marje'* at mga dakilang pantas ng panahon bilang

*Mujtahid*, karapat-dapat na dalubhasa sa relihiyon tagagawa ng batas ng agham ng Huresprudensiyang Islam at batas. Sa dakong huli siya ay itinalaga sa tungkulin ng *Marje'* sa batang gulang na 33 noong 1380 AH, 1961.

Si Iman Shirazi ay tanyag sa kanyang pangkabuuang pananaw at kakayahang pangkaisipan. Sumulat siya ng iba't ibang mahahalagang sanggunian na masasabing katangi-tangi sa kanyang pinag-aralan na may kaugnayan sa larangan. Pinasagana niya ang mundo sa kanyang ibinahaging aklat na humigit sa 1000 na naglalaman ng iba't ibang sangay ng karunungan. Ang kanyang ginawa ay nakahanay simula pambungad sa mga kabataan tungo sa pampanitikan at maka-agham na pinakamahusay na gawa. Nakaugat sa banal na Koran at sa mga turo ng propeta ng Islam, ang kanyang pananaw at palagay sakop ang mga sumusunod na batas, Pamamahala, Kapaligiran, Karunungang Panlipunan, Teyolohiya, Pilosopiya, Kasaysayan, Karapatang-Pantao, Batas at Paniniwala ng Islam o Doktrina. Ang kanyang gawa sa Huresprudensiyang Islam (ang serye ng *buong-Fiqh*) halimbawa ng 150 na tomo na binubuo ng humigit 70,000 na pahina. Sa pamamagitan ng kanyang orihinal na kaisipan at ideya naipanalo niya ang mga isyu tulad ng Pamilya, Karapatang-Pantao, Kalayaan sa Pagpapahayag, Pagpaparami pulitika, kawalang-dahas, at Shura o Pansangguniang Sistema ng Pamumuno.

Sa buong buhay niya, dahil sa kanyang dedikasyon sa mga turo ng Islam at pananaw niya sa iba't ibang isyu batay sa mga turo, nakaranas siya ng pamumuwersa ng mga makapangyarihan sa Iraq gayundin sa Iran. Sa kanyang pananaw at panawagan sa isyung kalayaan sa pagpapahayag, partidong pagpaparami ng pulitika, kapayapaan at kawalang-dahas ang nagtulak sa matinding galit ng mga makapangyarihan sa Iran. Ang hindi pagkakasundo ng kanyang pagsasakatuparan ng mga turo ng Islam sa lahat ng aspeto ng pamahalaan kabilang ang mga napakahalagang bagay tulad ng pamumuno ng may pagkakaisa o *showral-Foqaha'-al-Maraje'* (Konseho ng pamumuno ng makapangyarihang relihiyoso) ang pumukaw ng matinding galit ng nasa ugit.

Siya ay sapilitang ikinulong sa bahay ng humigit sa dalawampung taon. Ang kanyang kawani, tagasunod, kasapi ng pamilya ay patuloy na ginugulo at labis na sinasaktan.

Inilaan niya ang kanyang buong buhay sa pagsisikap na mapaliwanagan ang mga Muslim at sangkatauhan. Si Imam Shirazi ay namatay sa kahina-hinalang pangyayari sa banal na lungsod ng Qum, Iran, noong ikalawang Lunes ng Shawwal 1422 AH, ikalabing-pito ng Disyembre 2001. Humigit sa kalahating milyong tao ang nakiisa't nakipaglibing.

Si Imam Shirazi ay naniniwala na ang simulain ang pinagmulan ng kalayaan ng sangkatauhan. Kinasanayan na niya lagi ang pagsabi ng

kalayaan sa pananalita, pagpaparami ng pulitika, pagtatalo at pagpapaliwanag, pagpapasensya at pagpapatawad. Buong katatagan niyang pinaniniwalaan ang sistema ng pamumuno ng may pagkakasundo at katatagan ng pamumuno ng relihiyosong konseho. Patuloy siyang nananawagan para sa matatag na pamahalaang Islam na palibutan ang lahat ng bansang Muslim. Ito at ang iba pang ideya tinalakay nang detalyado sa kanyang mahigit na 1000 aklat .

## Ang iba pang lathalain ng Muhammad Al-Ameen

1. *Ano ang Islam? Paniniwala, prinsipyo, at Pamumuhay*

May ilan nang sumubok na bumuod ng aklat ng pananampalatyang Islam sa ganitong sukat sapagkat ito ang layunin ng dakilang yumao na si Ayatollah Muhammad al-Shirazi, isa sa pinakakilalang makapangyarihan sa Islam sa kasalukuyang panahon. Sa pag-iwas sa mga pabalbal na pangungusap o salita, at pagsaalang-alang sa mabuti, maikli't maliwanag na wika sa tanong-sagot na balangkas, kanyang nakita ang pagpapabatid ng kayamanan at mabuting espirituwalidad sa paalaala ng Islam sa lahat ng aspekto sa maraming mambabasa. May mga kinakailangang ilang Arabik at teknikal na mga salita ngunit ang mga ito ay pinanatiling kakaunti. Sinaklaw ng yumaong si Imam Shirazi ang lahat ng mga pangunahing aspekto mula sa saligan ng pananampalataya tulad ng, ang kaisahan ng Diyos. Ang Kanyang Katarungan, at pagka-propeta at mga paksang tulad ng ablusyon, pagdarasal, pag-aayuno, pagha-hadji. Tinalakay rin niya ang iba't ibang paksa ng Batas ng Islam, ekonomiya, pulitika, ang pananaw ng Islam sa lipunan, ang usapin tungkol sa kalayaan sa Islam, at iba pa. Ang aklat na ito ay hindi lamang kapaki-pakinabang para sa mga Muslim na naghahanap pa sa kanilang relihiyon ngunit ito rin ay para sa mga hindi Muslim na naghahanap ng maikling pagpapakilala kung ano ang Islam.

2. *Mga Saligan ng Islam*

Sa aklat na ito iginuhit-balangkas ng may-akda ang pangunahing prinsipyo ng Islam, gaya ng, *Tawheed* (ang hindi nakikitang kaisahan ng Panginoon ), *Adl* (Katarungang Banal), *Nubowwah* (Pagka-propeta), Immah (Pamamahala sa Sangkatauhan), at *Me'ad* (Pagkabuhay Muli). Sapagkat sa bawat prinsipyo, maikling ipinakita ng may-akda, at tiyakang tinalakay ang mahahalagang usaping may-kaugnayan. Ang aklat ay maaaring gamitin bilang panimula sa pagpapakilala sa pananampalatayang Islam.

3. *Ang Pamilya*

Sa aklat na ito nilinaw ng may-akda ang mga suliranin na kanyang nakikita sa lipunang Islam at kanluraning lipunan sa kasalukuyan na pinagbubuhatan ng bagay na hindi pangkaraniwan sa mga hindi kasal na kabataang kalalakihan at kababaihan, dahil sa pagpaplano ng pamilya at pagpigil-lihi. Kanyang sinuri ang mga opinion ng pag-aasawa sa iba't ibang relihiyon at institusyong pagpapahalaga tungkol sa pag-aasawa ng higit sa isa ayon sa pananaw ng Islam. Gayundin bilang pagtawag sa mundo ng Muslim na manumbalik sa totoong itinuturo ng Islam, ang aklat na ito ay maaari ring gamitin bilang pagpapakilala sa iba na naghahanap ng kasagutan sa suliraning panlipunan sa kasalukuyan. Sapagkat ang Islam ay nagbibigay ng mga detalyadong pagtuturo na nangangako ng

tagumpay sa bawat bahagi ng buhay ng tao at sa panlipunang pamantayan, at dagdag pa dito, ang pagkamaparaan at tagumpay ng mga itinuturo ay napatunayan na sa nagdaang kasaysayan.

4. *Ang Koran: Kailan ito tinipon?*

Sa aklat na ito binibigyang-diin ng may-akda ang usaping kung kailan tinipon ang Banal na Koran, kung ano at kaninong tungkulin nakaatang, at kung sino ang gumawa ng pagkakatipon nito na magagamit na sa kasalukuyan. Sa gawang ito ang may-akda ay nagpakita ng katiyakang katibayan sa pagsagot sa mga napakahirap na mga tanong. Sa pamamagitan ng kasaysayan, masistema at makatwirang pagsusuri, ang may-akda ay nagpatunay kung paano at kailan ang pagkaka-akda ng Banal na Koran ay nagawa. Sa dakong kalahati ng huling bahagi ng aklat ang may-akda ay bumanggit ng maraming paniniwala ng mga Propeta (hadith) tungkol sa kahalagahan ng pag-aaral at pagbigkas ng Banal na Koran. Ito ay kinakailangang basahin ng bawat Muslim, at kahit hindi Muslim na sumunod sa mga lathalain ng Islam.

5. *Kung ang Islam ay maitatag*

Ang aklat na ito ay magsisilbing pamatnubay ng mga Muslim sa pamahalaang Islam. Kapag ang mga pangkat ng tumututol sa Islam ay may balak sa pamahalaang Islam, ang aklat na ito ay nakakatulong upang suriin ang iba't ibang aspekto ng plano. Sa kawalan ng plano, ang aklat

na ito ay nagbibigay sulyap ng halimbawang-uri ng sistema ng pamahalaang Islam. Ang aklat ding ito ay magsisilbing panukat sa sinumang nais suriin ang mga pagsasanay ng anumang pamahalaan na umaangking magsagawa ng pinaiiral na sistema ng pamahalaang Islam.

6. *Digmaan, Kapayapaan at kawalang-dahas: Sa pananaw ng Islam*

Sa gawaing ito ang may-akda ay naglaan ng tatlong kontrobersiyal na mga isyu, na naiuugnay sa Islam. Sa pamamagitan ng kanyang malawakang kaalaman sa mga itinuturo ng Islam, ipinapakita ng may-akda ang panig ng Islam tungkol sa digmaan, kapayapaan at kawalang-dahas, na matatagpuan sa mga kaugalian at sa mga itinuro ng propeta ng Islam, na nagsisilbing mga huwaran sa sangkatauhan. Ang mga detalyadong pagpapahalaga sa mga tradisyon sa kanyang pakikitungo sa mga katunggali sa panahon ng digmaan o kapayapaan ay ipinakita na aklat na ito, na nagbibigay sa mga mambabasa ng malinaw na kaalaman sa mga paraan at panuntunan alinsunod sa kinasanayang pag-uugali ng Propeta ng Islam tungkol sa bagay na kanyang pinahahalagahan.

*7. Ang Sistemang Pampamahalaan ng Islam*

Sa pambungad ng aklat na ito binalangkas ng may-akda ang mga pangunahing panuntunan ng pamahalaan batay sa mga itinuturo ng Islam. Sinimulan ito ng may-akda sa hangarin at layunin

ng pamahalaan ayon sa Islam at ang saklaw ng kapangyarihan ng saligan. Kanya rin sinabi, mula sa pananaw ng Islam, ang kahalagahan at naturang batayan ng mga suliranin bilang sangguniang sistema ng pamahalaan, panghukumang sistema, kalayaan, pagpaparami ng partidong pulitikal, katarungang panlipunan, karapatang pantao, panlabas na patakaran, at iba pa. Ibinalangkas din ng may-akda ang mga patakaran ng pamahalaan sa mga usaping tulad ng edukasyon, kapakanan, kalusugan, krimen, paglilingkod, at iba pa. Gayon din sa mga bagay tulad ng kita ng gobyerno at kapangyarihan.

*8. Pananampalatayang Islam para sa lahat*

Sa aklat na ito ay tinalakay ng may-akda ang limang pangunahing batayan ng Islam. Ang mga prinsipyong ito ay ang *Tawheed* o ang kaisahan ng Panginoon, *Adl* o dakilang katarungan, Pagka-propeta, Imamah o ang pamumuno sa sangkatauhan pagkatapos ng propeta, at muling pagkabuhay. Ang kaibahan ng aklat na ito ay ang mga mahiwagang paraan na pakikiusap ng may-akda sa usaping may kinalaman sa suliranin at payak na mga halimbawang ibinibigay upang ipaliwanag ang usapin. Ang makapangyarihang Gawaing ito ay hindi lamang mahalaga sa mga Muslim, ito rin ay nasa kapakinabangan ng mga hindi Muslim na nagsasaliksik sa Islam at doktrina nito. Ang madaling basahing aklat na ito ay maaaring mahalagang sanggunian sa pag-aaral ng relihiyon.

9. *Husayn – Ang nagsakripisyo para sa sangkatauhan*

Ito ay koleksiyon ng mga artikulo tungkol sa bukod-tanging tao na sa pamamagitan ng kanyang napakapambihirang mga pagsakripisyo ay pinangasiwaang baguhin ang hakbang ng kasaysayan at ang daan ng sangkatauhang tinatahak. Siya ay walang iba kundi si Husayn, ang apo ng Propeta ng Islam, na si Muhammad, at ang ikalawang anak nina Fatima at Ali, sumakanila nawa ang kapayapaan. Si Imam Husayn, sumakanya nawa ang kapayapaan ay tumayo laban sa paniniil at pang-aapi at nagbigay ng lahat na nasa kanya, kasama ang kanyang buhay at ang mga buhay ng kanyang mga anak at minamahal na mga kapatid gayon din ng kanyang malalapit na mga kaanib, upang magising ang nakararami, mabago ang lipunan at maituwid ang baluktot na naidulot sa Islam.

Ang mga artikulo sa gawaing ito ay sumasaklaw sa iilang mga aspekto ng mga hangarin at layuning kilusan ni Imam Husayn, ang kaibahan sa pagitan ng kanyang pamaraan at sa kanyang kapatid na si Imam Hasan sa pagharap sa paniniil at kalupitan, ang mga halimbawang kanyang itinakda, at ang mga aral na kanyang natutunan sa mga pangyayari na nagbigay-daan sa Karbala labing-apat na siglong nakalipas. Maliban sa mga pakinabang ng kanyang kilusan, ang kakanyahan ni Imam Hussain sumakanya nawa ang kapayapaan ay inilalarawan ng maraming *hadith* at sa mga itinuturo ni Propetang Muhammad.

Kasama din ito sa aklat ang maraming pagtatanong at mga sagot tungkol sa paggunitang pagdiriwang na idinaraos ng mga Muslim sa buong mundo sa panahon ng *Ashura*.

*10. Mga karapatan ng bilanggo ayon sa mga itinuro ng Islam*

Sa kabuuan, isinaalang-alang ng Islam na ang pagkabilanggo ay kalagayang siyang huling gagamitin sa mga pangyayari, gayunman, ayon sa itinuturo ng Islam, may mangilan-ngilan lamang na mga pagkakasala ang maaaring kahahantungan ay pagkabilanggo. Sa ilalim ng hindi sistemang Islam, nararapat na ang nagkakasala ay dapat pangaralan, ngunit anumang kaparusahang iniatas ng mga turo ng Islam ay iyon lamang ang maaaring isagawa kapag ang lahat ng may-kaugnayang batayang tuntunin ay natamo, kung ang mga batayan ay natamo, samakatuwid ang kapakanan ay hindi maisagawa.

Sa aklat na ito tinalakay ng may-akda ang mga suliranin bilang pangunahing uri ng kalayaan, ang karapatan ng bilanggo at ang nakasasamang dulot ng pagkabilanggo sa kapakanan ng indibiduwal gayundin sa lipunan, at ang uri ng mga kasalanan na maaaring makabilanggo sa ilalim ng sistemang Islam. Ang may-akda din ay bumanggit ng iilang pangyayari upang maipakita ang pag-uugali ng namamahala sa Islam tungkol sa pagkakasala; kapag sinubukang hanapin ang kadahilanan upang ipagpaliban ang mga parusa

sa anumang natatanging pangyayari. Ang may-akda ay nagsalita din tungkol sa isyu ng labis na pagpaparusa sa kabuuan, pangkaisipan at pisikal na masamang pagtrato na ginagawa sa ilalim ng kunwaring pagtatanong sa pagkuha ng pagtatapat ng bilanggo o ng pinaghihinalaan.

*11. Aspeto ng teoryang pulitikal ni Imam Shirazi*

Si Muhammad G. Ayub ay isang kilalang aktibistang pulitikal ng Islam sa loob ng Iraq na siyang nagtatag ng mahabang kasaysayan sa pagpupunyagi sa pulitika sa mahigit na tatlong dekadang nakaraan. Siya ay humanga sa mga pananaw ni Imam Muhammad Shirazi sa larangan ng sosyal at pulitikal na siyensya. Ito ang humikayat sa may-akda na sumulat ng aklat upang maipakilala sa mga mambabasa ang mga pananaw na hanggang ngayon ay nanatiling hindi alam kabilang ang mga aktibistang Muslim at mga repormista. Ito ay sumasaklaw sa mga aspetong pulitikal at organisasyon, panlipunang katarungan, kapayapaan at kawalang-karahasan, karapatang pantao, sangguniang sistema ng pamahalaan, at iba pa.